# LUHA AT DUGO

(Hayag na pangyayari, buhat ng
1895 hanggang 1913)

PANGALAWANG AKLAT NG

## ULILANG KALAPATI

SINULAT NI

**MAXIMO B. SEVILLA**




UNANG PAGKALIMBAG

**MAYNILA, 1918.**

Imp. SEVILLA, 603-607 Juan Luna, Manila.

M. B. Sevilla



# "LUHA AT DUGO"



Kasaysayang Tagalog.

## MGA TAONG BUMUBUO NG KASAYSAYANG ITO

| | |
|---|---|
| German . . . | Makata |
| Emilia . . . | Anak Dukha |
| Cruz . . . | Tiktik ng pamahalaan |
| Selso (ama ni German) | Mariwasa |
| Trining (asawa ni Selso) | Larawan ng wagas na pagibig |
| Doro (naghimagsik) . | Guardia Civil |
| Tomas ,, . . | ,, |

Mga Guardia-civil, veterana, voluntario at mga Diyos-diyusan ng panahong kastila

Mga kawal-kastila, kawal-tagalog, kawal-amerikano, mga taong bayan at mga taong bundok.





I.

KABANATA

# ANG NAWAWAKAWAK (1)



A dako pa roon ng Mindoro, sa isang maliit at di kilalang pulo ay doon ihinatid ng Tadhana ang nawawakawak na si German.

Walang tumatahang tao sa pulong yaon; at ang pagkamapang̃anib na tigilan ng mga sasakyan, at ang pagkawalang pakinabang ng pulóng nasabi, ang siyang naging dahil kung kaya di pinagdadayo ng mg̃a mang̃ing̃isda.

Yaon ay isang pulong mabáto na madalas dalawin ng sigwa.

Mga ilang kawang baboy-damo at ma-

(1) Basahin ang "Ulilang Kalapati"

ngisangisan usá ang mga tanging namamayan; at kung ang mga hayop na yaon ay di lumalayas ay sanhi sa napakalawak na tawirin.

Subali't doon ay maraming halamang hitik na hitik ng bunga, at ang nangagbiting hinog ay wari baga'y nagaanyaya sa sino mang makamalas na siya'y pitasin.

At marami ring maliliit na ibon, na kung umaga, ay nagaawitan at siyang nagpapasaya sa nangungulilang pulo.

Yaon ang tinangi ng Maylikha na maging samantalang tahanan ng abang tumakas sa pagkariwara.

Magdadalawang buwan na roon si German.

At sa gitna ng napakalungkot na kabuhayan, ang malupit na "Anangki" ay di rin humihiwalay sa kanya at lagi na lamang siyang binabagabag.

Sa pamagitan ng malalagim na ala'ala, at ng gunita sa nawawalay na kabiyak ng puso, ay ipinararanas kay German ng walang awang Tadhana ang bigat ng kanyang kapangyarihan.

At ang kulang palad ay nasadlak sa paghihilakbot.

Ang kawalan ng pag-asa ay kung makailang nakapangyari sa kanyang budhi,

Hindi miminsang pinagsisihan ang kanyang pagkatakas sa sasakyan, at kung makailang sisihin ang nagligtas sa kanya at nagdulot ng laya.

At lalong di miminsang ninais niya ang magpatiwakal.

Wala siyang karoonan, munti may di matahimik, at lagi na lamang sa sisikdo-sikdo ang loob,

Subali't ang gunita sa kanyang Miling ang sa tuwi-tuwi na'y humahadlang sa alin mang kaimbihang nasaing isagawa.

Ang gunita sa nauulilang asawa ang siyang umaalalay at nagbibigay lakas sa kanyang puso upang makapamayani sa kasawian.

Ang mapaglarong si Kupido ang pumipigil sa kanya, na pagpapakabulid sa tahasang pagkapalungi.

Ang mga batas ni pagibig ang siyang nakapangyari kay German.

At ang pagibig na yaon ang kung makailang nagudyok sa kanya, na tawirin ang malawak na karagatan, at hanapin sa tulong

ng Diyos ang dalampasigan ng buhay, ang hantungan ng kanyang pag-asa, ang nagbibigay tibok sa kanyang puso; si Miling.

Nguni't nagbabalintulot siya.

Naghahari sa kanyang diwa ang pangamba, natatakot, nag-aagam agam.

At ang bulong:

—Matatawid ko kaya ang kalawakang ito? Hindi kaya ako mapahamak, matatagpo ko kaya ang aking minimithi?

At kung tugunin siya ng kanyang budhi ng isang maalinlangang kasagutan, ay lalong nagiibayo ang bigat ng mabigat niyang tiisin.

At nagsasalimbayan sa kanyang isip ang iba at ibang suliranin.

At saka tatanong sa sarili;

—Saan dako ako patutungo upang makatagpo ng bayang may tao? Sa dakong kanluran ko kaya masusumpungan ang makabibihis sa aking pangulila? Wala naman kaya sa bandang Silangan ang mga naguusig sa akin? May wakas pa kaya ang patungo sa Timog. At saan kaya hahantong ang tungong Hilaga? Saan ako paparoon?

At ang alinlangan din ang nagwawagi sa kanya.

Tatanong na namang muli na wari may kausap.

—Sakaling makarating ako sa kanyang piling at maihilig ko ang aking ulo sa kanyang sinapupunan, maligtas na kaya ako sa mga paguusig? Hindi kaya siya makaramay, kung ako ay muling mahuli?

At siya rin ang tumutugon:

—¡Aywan.,.' Aywan!...

At pinagtibay niya ang doon na tumira.

Gumawa ng isang munting bahay-bahayan.

Sa pamagitan ng mga baging at dahon ng kahoy, at mga binigkis na kugon ay nakayari siya ng isang munting tahanang napagkakanlungan niya kung mainit ang araw at sinisilungan kung lumuluha ang langit.

At tuwi ngan magpapamalas ng masungit na mukha ang panahon, si German ay doon natin makikita na nakapangulungkot sa isang sulok at ina aalaala ang sintang si Miling.

Mga bungan kahoy ang siyang pangagdong buhay ni German.

Kung minsan ay naguumang ng mga

bitag na ipinanghuhuli ng ibon, at kadalasan ay nangangapa ng isda na naglulungga sa mga siwang ng bato sa tabing dagat.



Nakaraan ang ilang buwan.

Ang kapanglawan ni German ay naguulol.

Bawa't araw na lumipas ay isa pang subyang ang tumitítimo sa kanyang puso.

Ang di niya makayang kapanglawan ay linilibang niya maminsanminsan sa pamagitan ng pagaawit na itinutugon niya sa ugong ng dagat.

Subali't ang inaakalang lunas ay nagiging mabisang lason na kumakamandag sa kanyang puso.

Isang magdadapit hapon na nagliliwaliw siya upang sumagap ng sariwang simoy, sa di kawasa'y dinagit ang kanyang diwa ng isang kapanglawang kailan pa man ay di niya dinanas.

Itinigil ang pagyayao't dito at umupo

sa isang pungtod na bato sa malapit sa simpukan ng alon.

At doo'y nag-awit:

Ang poot, higanti, bangis, kalupitan
ang nananagano sa sawi kong bayan,
ang mga bayani'y ininis sa hukay
at ang mga buhong ang iginagalang.

Yaong katuwira'y pinakayuyurak
ng mga palalong may iwi ng lakas
ang baya'y linupig, ang tao'y hinamak,
ang yama'y ginaga, babai'y dinahas.

¡Pawang kaimbihan!... ¿Diyos ko ay bakit,
bakit ang may sala ay hindi ibulid
sa bangin ng sumpa at mga pasakit?
Bakit Diyos ko... Bakit natitiis?

Ang aping bayan kong kimi't walang kibo,
laging luha lamang ang pinatutulo
na kahi't hamaki'y siyang sumusuyo
ay huwag bayaang laging masiphayo.

Huwag mong tulutang tunghayan ng langit
tanang kaimbihan at pagpapasakit
sa abang bayan kong sadlakan ng lupit
ng mga dayuhang lahi ni Manlupig.

Diyos ko... huwag mong tulutang

mainis sa dusa't dustang kamatayan
yaong walang salá kung di ang magmahal
sa baya't sa lupang kanyang tinubuan.

Diyos ko,y hanĝuin sa banĝin ng sakit
akong walang sala kung di ang umibig
mahabag sa akin na tinanĝistanĝis
at loobin mo ring ligaya'y mabalik.

At natigil na sumandali anĝ pagaawit.

At dalawang patak na mapapait na luha ang kiming namaybay sa kanyang mga pisngi.

Samantala'y patuloy ang pagtakbo ng panahon.

Makailang sandali'y ipinatuloy ang pagaawit at winakasan sa isang bahagi ng tula ng di malilimot na si Balagtas, na anya:

''Nguni at sino ang tatarok kaya''
''ng mahal mong lihim Diyos na dakila''
''walang mangyayari sa bahat ng lupang''
''di may kagalinĝang iyong ninanasa''.

At napinid ang mga labi.

Ang malas ay itinitig sa alanĝan ipinaniin ang kanang kamay sa kinauupang bato, samantala'y pinabayaang paglaruan ng alon ang dalawa niyang paa.

Malaong sandali na lumagi sa gayong anyo.

Sa di kawasa'y pinukaw ang natitigilan niyang diwa ng isang bagay na natanawan sa laot.

Isang sasakyang dagat ang dumaratal.

Napatindig na bigla

At tumungo sa dalampasigan.

Isang makapangyarihang lakas ang mandi'y umaakit sa kanya buhat sa sasakyan.

Inakalang yaon na ang kanyang kaligtasan Ang makapaghahatid sa kanya sa bayang may tao.

At lalo siyang lumapit, hanggang sa ang tubig ay umaabot na sa pantay tuhod.

At patuloy pa rin ng paglapit.

Hanggang baywang na ang lumulubog sa kanya.

At animo'y walang isip na lakad pa rin ng lakad.

Ang tubig ay umaabot na sa kanyang dibdib.

Patuloy pa rin.

Lumalalim ang dagat.

Nagsisikip na halos ang kanyang pag·hinga, dala nang ang tubig na nakababalot sa boo niyang katawan ay umaabot na sa liig, at maminsanminsan ay tumatabon sa kanyang mukha ang galaw ng alon.

At saka lamang napatigil.

Samantala ay patuloy ang paglalayag ng sasakyan.

At untiunting nalalapit sa kinaroroonan niya.

Nakahinga ng maluwag.

Anyong hahabulin ng langoy ang sasak yang lumalapit

Subali't nang isasagawa na ay biglang natigilan.

Ang pagaalinlangan ay tumugtog sa kanyang budhi at wari'y napakingan ng kanyang sarili ang ganitong mga tanong:

—"At sakaling ang sasakyang iyan ang kinalululanan ng mga naguusig sa iyo? At kung ang inaakala mong kaligtasan ay siya palang puputol ng iyong laya?" Ano ang iyong gagawin?

Nagulumihanan ang kulang palad

At ang alinlangan na naman ang nanagumpay.

Samantala'y lalong lumalapit ang sa·sakyang dagat.

At mandi'y inaanyayhan siya... waring siya'y tinatawag at sinasabing: ''Halika... Halika.... narito ang kaligtasan.

Ibig niyang habulin, mangyari na ang mangyayari. Tumututol ang kanyang budhi. Ibig na bumalik sa pulong tahanan. Hindi naman makaurong, at ang hibik ng puso ang nakapipigil.

Hindi niya malaman kung anó ang kanyang gagawin. Kung pahihinuhod sa anyaya ng kaligtasan ó kung padadaig sa bala ng alinlangan.

At naiwan sa pagwawalang kibo.

Makaraan ang ilan sandali ay nagbalik sa pinanggalingan, at malungkot na naupong gaya ng dati.

Sa gayong anyo siya inabot ng paglulugay ng maitim na buhok ng Hari ng gabi.

At ang nagaantilaw na ilaw ng sasakyan na mandi'y dalawang matang lumuluha dahil sa pagiiwan sa kanya, ang pumukaw sa natutubigang budhi.

At si German ay tumindig, tinungo ang kanyang tahanan. Humilig sa sinapupunan ng mapagkalingang si Idlip, at di pinahahalagahan ang anyaya ng lumalayong sasakyan.



II.

KABANATA

# SA KANDILI NG TADHANA



NG unang halik ng liwanag sa pagbubukang liway-way ang siyang pumukaw sa pagkakaidlip ng asawa ni Miling.

—Kay sayang umaga!....., ang unang nabigkas pagdilat ng mata.

Ang mga kapanglawan ng araw na nakalipas ay naparam na lahat.

Bumalikwas na bigla, nagunatunat ng mga nakuyuming litid, at saka napaluuk sa kakahuyan upang humanap ng maipagtatawid-gutom.

At ang nangagbiting hinog na bunga ng hakoy na ipinagpawing gutom niya ang siyang naging aliwang sandali ng kanyang paningin.



Ang diwa ni German, sa tuwi-tuwina'y ginigiyagis ng mithing makita ang giliw na asawa, na sa araw at gabi'y siya na lamang napapangarap at ang bisa noon ay untiunting nanagumpay sa dahas ng pagaalinlangan.

Umisip ng mabuting paraan upang maisagawa ang nais na makasapit sa piling ng giliw.

At gumawa ng isang balsa.

Namulot ng malalaking putol ng kahoy na binali ng nakaraang sigwa. Kumuha ng matitibay na baging, at pinagtalitali ng mahigpit ang mga kahoy.

Linagyan ng mga hadlang sa paligid-ligid.

At sa pinakagitna ay gumawa ng isang muntngi bahabahayan.

Yari na ang kanyang 'daong" at wala ng kulang kung di ang lumayag

Datapwa't.... Ilang kayang araw tatagal ang kanyang paglalayag?

At ang tanong sa sarili.

Ang bungang kahoy ay mabubulok, ang isdang walang asin ay di tatagal ng dalawang araw.

At natakot sa yamba ng gutom.

Sinikap na hanapin ang lunas.

At sa loob ng maigsing bahagi ng panahon ay marami siyang natutuhan.

Nakagawa ng asin.

Natutong humanap ng mga lamang-lupa gaya ng kamote, kamoteng kahoy kamoteng-baging at iba't iba pa.

Sa katiyagaan at pagsisikap ay nakagawa ng mga lutuang bato, na sa tulong ng kikil na ikinaloob sa kanya ng bantay-bilangguan ay unti unti niyang inukit at linagyan ng tabas.

Natuklas din ang pagpapalabas ng apoy sa pamamagitan ng pagkikiskis ng dalawang biyak na buho.

At di na niya kinakailangan ang mga pingkiang-bato, na ng mga unang araw

kanyang pagkawakawak ay siyang giniga- wang tuklasan ng apoy.

At kung ng una-una ay pawang maliliit na ibon lamang ang nahuhuli niya sa bitag, n̄gayon, ay may mga "Balatik" (paiskad) na siya na nanghuhuli ng baboy damo at usa.

Ang mga "Balatik" ay iniumang sa lalong masukal na panig ng pulo.

Linoob ng Diyos na nakahuli siya n̄g marami.

Tinapa ang laman ng mga nahuling hayop, pinatuyo at tinipong lahat upang may mabaon sa paglalayag.

Nagdala ng maraming panggatong.

Ang pinakasahig ng bahay bahayan ay linatagan ng talahib na pinangkol ng maliliit na baging.

Namitas ng mga manibalang na bun̄gang kahoy, nanghuli ng isda, at sa kanya ring balsa ay gumawa ng isang maliit na pabi- yayan, upang aniya'y madala niyang buhay at sariwang makain.

Handa na ang lahat, may pagkain na siya, na marahil ay di niya mauubos kung isang buwan lamang.

Subalit. . . . Wala siyang dalang inumin.

At nabagabag na namang muli.

Panibago na namang suliranin.

Kumuha ng maraming bumbong at sinidlan ng tubig na tabang.

Hindi siya masiyahan sa gayon.

Sinasapantaha niya na kung magtagal ay babaho ang tubig na nasa bungbong at wala siyang iinumin.

Kaya't nagisip-isip.

At namulot ng mga talukap ng kaong; gumawa ng isang katatagang tapatapayanan at binalutan ng luwad ang labas noon, upang aniya'y huwag tumagas ang tubig sa mga sugpong ng talukap.

At nasiyahan na sa lahat ng ihinanda.

Gumawa ng isang layaglayagan na binubuo ng mga baging, talahib at dahong tuyo ng kahoy.

Siniyasat na mabuti kung anó pa ang kinakailangan niya.

Sa wakas ay kumuha ng malaiaking palapa ng "kaong" upang aniya'y magamit sa pangangailangan.

Tangka niyang yao'y gamitin pinakagaod sa kanyang paglalayag kung sakasakali.

At napalaot nang tungo sa di maturol na wakasin.

Napakandili sa tadhana.

Sa paglalayag na yaon ginawa niya ang pag ukit sa kahoy ng mga talatang ipinagbakasakaling makarating kay Miling

Isang putol na kahoy na pagkakakilanlang siya'y nabubuhay pa. Ang kahoy na yao'y itinapon niya sa laot.

(1) At nasaksihan na natin sa unang aklat ng kasaysayang ito na ang kakoy na natutukoy ay napulot ng ilang batang naliligo sa baybayin ng Bitas. At alam na rin nating hindi nakaabot sa kinauukulan at wala ring nakapagbigay linaw sa hiwagang taglay noon.

Dalawang lingo nang ang balsang kinalululanan ni German ay lulutanglutang sa laot.

Maluwalhati ang paglalayag niya, at baga ma't hangang sa mga sandaling yaon ay di pa siya pinapalad na makasapit ng alin mang pampang ay di naman siya naligalig ng sigwa.

At di rin siya nakasabat sa boong pa-

(1) Sa Ulilang Kalapati mababasa.

nahong yaon ng isa mang sasakyang dagat.

Ang kanyang daong ay matahimik na pinapatnubay ng agos na tungong Hilaga.

Gayon ma'y ang pagkainip ay di magpatahimik sa kanya at sa tuwi tuwi na'y dinadalaw siya ng kalungkutan.

Parang dalawang taon ang kasingtagal sa kaniya ng dalawang lingo niyang linutanglutang.

At kung magagawa lamang na liparin ang ninanais na paroonan, disin ay linipad na.

Subali't siya'y natitira lamang sa pawang paghahangad na agad makasapit ng pampang at ang kanyang pagkabagbag ay lalong naglalaon

May limang araw pang ang kaniyang balsa ay naiwan sa kandili ng katalagahan. Limang araw pa siyang lulutanglutang, at limang araw pang pinaglaruan ng tubig ang kaniyang daong.

At isang hatinggabing madilim ay sumadsad siya sa baybayin ng Zambales.

Noon ay kasalukuyan ang pagwawagi ng mga pilipino laban sa pamahalaang kastila

At marami ng bayan ang kinawawagaywayan ng watawat na tatlong kulay.



III.

KABANATA

## ¡MABUHAY ANG KALAYAAN......!



UBUSAN nang nagwagi sa lahat ng lalawigan ang mga kawal ng paghi. himagsik

Ang pamahalaan ng Hari ay gumuho na at pumantay sa lupa.

Napatatag sa Malolos ang pangsamantalang pamahalaan

At ang maliit na bayang yaon ay kinilalang pangulong bayan ng pagsasarili ng Pilipinas.

Nabulaanan ang nangagsasabing ang mga "Indio" (Filipino) ay di makapamamahala ng sarili.

At yaong mga nagsasabi na ang tagalog ay bagay lamang sa pagsasakristan ay nan apipi ang dila.

Ang ipinangangalandakan pagkakagalit ng mga binyagan at di binyagang pilipino ay pinasinungalingan ng mga pangyayari. Sapagka't sapol ng mapatatag ang pamahalaang sarili, ay nagyakapyakap ang mga binyagan at ang hindi, at sinumpaang sila'y magkakaisa hanggang kamatayan, maging sa tugatog man ng pagtatagumpay at maging sa bangin ng pagkaduhagi humantong ang palad ng Pilipinas.

Nagyakapyakap nga ang tunay na mag kakapatid na kung kaya lamang magkatiwatiwalag ay dahil sa pananampalataya, nagsumpaan ng isang wagas na pagmamahalan, pinagisa ang mga puso, at mula noon ay naparam na ang pagkakahatihati ng mga Tagalog, Bisaya, Kapampangan, Ilokano, Bikol, Pangasinan at iba't iba pa.

Ang matibay na buklod ng pagmamahalan ay siyang nakabigkis na muli sa magkalahing pinaghiwalay ng pananampalataya; at namatay ang pagsusumangang likha ng masamang aral ng nagsipamuno.

At nabuo na lamang sa iisang matimyas na pamagat.

"Pilipino" ang lahat ng mga anak ng Pilipinas.

Ang mga "igorrote", "ita", "tinguian", "ipugaw" at mga "moro" ay nagsibaba sa bayan at nagpahatid ng kanikanilang kinatawan, upang makiayon at pasakop sa pamahalaang sarili.

Hindi lilibong ita at igorrote (mga taong nananahanan, sa taluktok ng bundok at mga kagubatan) ang sa Malolos ay naghandog ng kanilang paggalang sa kataastaasang pang ulo ng Pilipinas; sa marangal na Emilio Aguinaldo at Fami.

Sa lahat ng labi'y walang pumupulas kung di ang matitimyas na pangungusap:

"Mabuhay ang kalayaan", "Mabuhay ang pagkakaisa", "Mabuhay ang Pilipinas" Purihi't pagpalain si Aguinaldo".

At sa lahat ng dako'y nagsasaya, lahat ng puso'y nagpupuri, lahat lahat ay nagtatalik.

Sapagka't namanaag din ang araw ng katubusan, sapagka't dumating din ang taning ng pagkatimawa.

Ang pagtatagumpay na yaon na ipinagdiwang ng Sangkapuluan ay di nangahulugan ng pagtatagumpay ng mga kayumangi laban sa mapuputi; hindi nga, at makalilibong hindi.

Ang mga pilipino ay di nakidigma sa España ng kahil sa poot; nakidigma upang sugpuin ang pagpapakalaswa ng mga Fraile, upang tuklasin ang laya; Ayaw ng pa' busabos.

Ang pagtatagumpay ng mga pilipino ay di ibig sabihing pagkaduhagi ng España kung di ang pagtatagumpay ng kabutihan laban sa kabuktutan, pagwawagi ng "lakas ng matuwid" sa "matwid ng lakas" pag sipot ng liwanag sa gitna ng kadilimang naghahari; sa biglang sabi: Pananagano ng "Katarungan".

May ilan ding buwang tinamasa ng Kapuluan, ang katangitanging kapalaran yaon

Datapwa't, hindi nawalan ng dungis na nagpapusyaw sa gayong mga pangyayari. Hindi rin nalubos ang kapayapaan.

Maraming lubha ang ipinagbabago ng lakad ng mga bagay.

At sa mga yaon, ay napatangi sa lahat ng mga pangyayari, ang pagdagsa ng mga nagpapanggap na makabayan, na sumipot at sukat nang tapos na ang paghihimagsik; animo'y kabuti na lumilitaw pagkatapos ng pagulan.

Mga taong dumarating kung "ang castañas ay luto" subali't samantalang nagiihaw pa lamang ay kung saansaang lupalop na ngagsisipagtago.

At nangagsidatin nga, ng handa na ang lahat at wala ng inaantay kung di ang oras ng pagkain.

At nangagpauna pa ng pagdulog sa dulang at silang unang sumubo.

Ang mga "panauhing" yaon ang umagaw ng dangal at karapatan ng nangaglamay sa dilim ng gabi Sila ang lumuklok sa luklukan ng mga tunay na magigiting.

At ang mga namuhunan ng buhay at pagod ay nangaiwan sa isang tabi.

Ang pamamaraang yaon, baga ma't di sinangayunan, ay di na rin naman tinututulan ng mga dapat tumutol upang anila'y kahit paimbabaw man lamang ay matunghayan ng lahat ang wagas na pagsusunuran ng mga nahango sa hirap.

Gayon man ay lihim na napatatag ang isang kapisanang laang magtanggol sa mga naapi, pagdating ng ukol na panahon ng paniningil.

At magpatuloy tayo

Ang mga angkang itinaboy ng himag-

sikan sa malalayong gubat ay nakauwi na nang bayan.

Si Miling, kasama ng "Mapagkandiling mag-anak" ay sa Malolos tumahan.

At napatatag noon sa Malolos ang isang kapisanan ng mga babayi upang mag-alaga ng mga nasugatan. Ang Kapisanang yaon ay pinamagatang "Cruz Roja".

Sukat nang nabaliitaan ni Emilia ang Kapisanang yaon, at makailang araw ay kabilang na siya at isa sa mga masusugid na tagapagtaguyod ng natukoy nang kapisanan.

At ang pagpupunyagi niya na makapagbigay lunas sa damdamin ng nangahihirapan ay nagpagaan sa kanyang tiisin.

Sapagka't nang pagtimbangin niya ang kanyang dalamhati at ang hirap ng iba, ay napagkita niya na di pa anino ng sa ibang tiisin ang kaniyang kahirapan. Hindi pa katimbang ng isang patak na tubig sa kalawakan ng dagat.

Si kapitang Selso ay nataas ng tungkol at siya'y napahalal na Coronel ng ika 6 na purok.

At silang magasawa ay di na muling nabalik ng Maynila. magbuhat noon.

Nagkapisan ngang muli ang magasawang ito, sapagka't nang dumating si aling Trining sa Maynila, at nang matalos na wala na roon si Miling ay ipinagbili, sa anó mang halaga ang lahat ng kanilang ari arian, at bumalik sa kinaroroonan ng asawa, na di ginunita ang sasapitin.

At ang lakas ng pagibig niya sa kaniyang Selso ang siyang kinalasag sa madlang panganib na dinaanan.

At sila nga ay muling nagkita.



Nang umabot sa kaalaman ni German ang balitang napipilan na ang mga naguusig sa kaniya ay dalidaling tumungo ng Maynila upang hanapin ang asawa't mga magulang

¡Subali't. . . laking pagbabago!.... ¡Kay sungit na Tadhana ang kay German!. .

Nang dumating siya sa Maynila ay wala siyang inabutan kung di ang labí ng apoy sa bahay nilang tinupok ng sunog.

Mga bato at abo na lamang ang tanging sanlang naiwan ng bahay na linakhan niya.

Nanglumo ang puso ni German.

Nawala na naman sa kanyang malas ang pampangin ng buhay. Napabuntong hininga ang kulang palad.—¡Diyos ko!..... ang nabigkas.

At lumakad na bubulong bulong.

Lahat ng makasalubong ay pinagmamasdang mabuti at nagbabakasakaling makakita ng isang kakilala.

Datapwa't di linoob ng langit ang gayon; pawang ibang mukha ang kanyang nakasalubong, pawang mga mukhang noon lamang niya nakita, pawang di niya kilala

Nang may dalawang daang hakbang na ang nalalakad at wala pang nakikitang kakilala ay bumalik na muli.

Tumayo sa tapat ng nasunog nilang bahay, at malaong nagmasidmasid.

At napakong animo'y tuud sa kinatatayuan.

Makailang sandali, ay tila nabuhay ang natitigilang budhi, at tinungo ang isang munting tahanan na itinira ng sunog.

At nagtanong

Walang nakakakilala sa kanyang hinahanap, sapagka't ang nangatitira ngayon doon ay mga bagong kalilipat lamang buhat sa malalayong lalawigan.

Nangagkawatakwatak nga ang mga taga roon sa kanila, at ang mga bagong mag. kakapitbahay ay di pa nangagkakakilala.

Panibago na namang sakit ang tumimo sa kanyang puso; ibang kulay na namang suliranin ang humarap sa kaniyang pang·malas.

At kung malaki ang tiniis niyang hirap nang siya'y nagiisa sa pulo, ngayon ay nagibayo sa dati.

Kinaingitan niya ang mga maganak, pinanaghilian ang magkakaibigan, at wari bagang sa mukha ng mga yaon, ay nasi·sinag niya ang isang kahilihiling katiwa·sayan ng loob, na wala sa kanya.

Kung noong wala siyang nakikitang tao, ay ninais niyang hanapin ang mga ito, ng hindi siya lubos na magisa; ngayon, sa pi_ling ng karamihan ay lalong tumindi ang kanyang pangungulila

Hinahanap niya ang kalinga ng isang iná at ang aruga ng isang nagmamanal.

Ulilangulila ang kanyang pagibig. Para siyang nagiisa sa Sansinukob, para siyang yagit na tatapontapon.

At mula noon ay muli na namang lu·maboy laboy.

¡Kaawaawang alipin ng Anangki!...

Lumakad ng lumakad na di malaman kung saan patutungo.

Sa lahat ng dako'y hinahanap ang mga pinakamamahal ng puso.

Walang sandaling sinayang, lahat ng kataon ay sinamantala upang makita ang mga kapilas ng dibdib.

Buongbuo sa kanyang pagasa na pawang buháy ang kanyang hinahanap.

At di siya nabubulaan sa hinuhang yaon.

¿Nguni't, saang lupalop ito nangatitira, saan niya hahanapin?

Iyan ang hindi niya makuro.

Sa kaniyang ginalagala na kung may ilan nang araw ay nakatagpo niya ang isang naging kakilala nang panahong siya'y na sa kahirapan.

Si Doro ay minsan niyang nakasalubong sa kanyang paglalakad.

Nakilala niya ito, at ito ay gayon din naman. Nakilala siya agad.

Nangatigilan sila kapwa.

At..........................

Si German ay inanyayahan ni Doro na tumira sa kayang bahay.

Dala ng pangangailangan, si German ay sumang-ayon.

At sila'y magkasamang tumungo sa bahay ni Doro.

Sa Malapad na Bato.





IV.

KABANATA

# SI DORO AT SI GERMAN.



DUMATING sila sa Malapad na Bato.

Sa isang katatagang bahay na na natatayo sa labas ng bayan ay doon sila tumuloy.

Ang tahanang yaon, kahit di malaki ay husto sa mga kailangan ng isang bahay.

May isang munting silid at katatagang kabahayan.

Sa dakong kaliwa ng kabahayan ay ma'y isang katamtamang pasudlong na ginaga. wang pahingahan kung tanghali, at sa dakong likod ay ang batalan, na siya na ring "kusina".

Bago pumanhik ng bahay ay dadaanan muna ang isang pangkaraniwang bakuran, na natatamnan ng sarisaring gugulayin.

Sa dakong likod ng bahay ay makikita natin ang kulungan ng mga patabaing baboy, at sa silong ay nagtalatag ang mga pugad ng manok.

Anó pa't saan man dako ibaling ang ating mata, ay pawang bagay na pakikinabangan ang matanaw.

Ito ang tunay na larawan ng bahay ni Doro.

Mapasaitaas man at mapasaibaba ng bahay na yaon ay pawang kasipagan ng mayari ang nalalarawan.

Tumuloy sila sa kababayan.

Dinatnan nila ang matandang ina ni Doro; at inanyayahan silang magsiupo.

Nangagupuan sila.

At ihinandog ng may bahay, sa panauhin ang kanilang tahanan. Aniya:

—Kaibigan German, ariin mong nasa iyo kang sariling tahanan.

— Maraming salamat—ang tugon nito.

—Ang lahat ng akin, kahit kakaunti, ay ihinahandog ko sa iyo, at nawa'y maging bayad na sa mga nagawa kong .........

—Wala kang dapat alalahanin—ang putol ng kausap, at di binigyang panahon na matapos pa ang sasabihin, upang huwag na namang muling manariwa ang kalagim-lagim na kahapon ng kaniyang buhay.

Hinadlangan nga ang pagsasalita ni Doro, pagka't ang mga alaalang yaon ay susugat sa kanilang mga puso at maaring maglikha pa ng mga hinanakit.

—Tunay nga, datapwa't.....—ang habol ng Doro.

—Ang mga may sala ang siyang managot at di ang mga ginamit nilang kasangkapan—ang halang nitong muli, at ang paliwanag—Hindi mo dapat panagutan ang kasalanan ng iba, ang kamaliang ginawa ng nangagpahirap sa akin ay di dapat ikaligalig ng iyong budhi, di mo dapat ikabalisa. Kung sino ang nagkasala ay siyang dapat managutan.

—¡Kay ganda ng iyong puso!, Diyata at nagawa mong limutin ang kapaslangan kong kinamit? . . .

—Wala kang anó mang ginawa sa sarili

mo, ikaw ay inutusang gumawa; hindi ba?

—Oo, at di ako nakasalansang sa utos na yaon.

—Kung gayon? . . .

—German, ang budhi ko'y di matahimik at laging binabagabag ng mga ala alang yaon; kinakailangan kong igawad mo sa akin ang iyong kapatawaran, ibig kong maringig na bigkasin mo ang pagpapatawad.

—Wala kang sala Doro, at ang hinihingi mo'y kalabisan.

—Subali't . . . . . . —ang wari'y samong salag nito, at ipinakita ng kanyang anyo ang isang lubos na pagpapakumbaba.

Nabagabag ang puso ni German ng makita ang gayon, kaya't ang sabi:

—Aanhin nating pagusapan pa ang mga bagay na nakahahapis, ang nakaraan ay nakaraan na, ating nang limutin, subali't kung ang pagpapatawad ko ay kinakailangan, upang matahimik ang iyong budhi ay tanggapin mo ngayon hindi minsan lamang, kung hindi hanggang mangyayari.

—¡Salamat—ang puspos ng kasiyahang hibik na namutawi sa labi ni Doro.

At isang mahigpit na pagyayakap ng dalawang magkaibigan ang naging saksi noon.

*
**

At parang walang anó mang nagdaan ang maghapon.

Kinagabihan, si German at si Doro, ay nagkakaumpok sa "pasudlong" at sumasagak ng sariwang simoy ng bukid.

Tahimik ang madla.

Wari'y nakabitin ang buwan. Ang langit ay maaliwalas.

¡Kay sayang gabi!

At naguusap din ang magkaibigan.

Maraming lubha ang mga bagaybagay na kanilang napagusapan.

Isa at isa ag nagbubuhay ng kanikanilang dinaanang hirap.

Nagkasuutsuut ang salitaan kung saan saan dako hanggang sa sumapit sa pagbubuhay ni Doro, ng kinahantungan ng palad ni Miling. (1)

Ang mga pangyayaring yaon, ay mababasa sa unang aklat ng kasaysayang ito.

(1) Basahin Ang Ulilang Kalapati.

Si German, samantalang ibinubulay ni Doro ang pinagdaanan ni Miling ay halos di humihinga.

Di niya ibig gambalain kaputok man ang paglalahad ng kausap.

Datapwa't, inip na inip na siya at nais na lamang na sumapit sa wakas ang pagbubuhay.

At sumapit ang pinakaaantabayanan ng gayon na lamang.

—Si Miling ay ipinagkatiwala namin sa mabubuting kamay, ang kapalaran niya ay inilagak namin sa mararangal na tao—ang wakas ng nagsasalita.

Sa gayong wakas ni Doro ay wala siyang makitang liwanag, di rin niya matalos kung saan humantong ang palad ng kasi.

—Nguni't saan naroroon ang asawa ko?—ang tanong.

Napamaang si Doro.

Nang makapagisip na sumandali ay sumagot:

—Nalalaman ko kaya kung saan iniwan ng Tadhana ang mag anak na yaon? Gayon ma'y huwag kang maligalig, pagka't mabuting tao ang nagkakalinga sa kunya.

Nagdilim ang isip ni German, nang maringig ang sagot ng kausap.

Malalamig na pawis ang nanalaytay sa boong katawan, at waring ibig panawan ng hininga.

Datapwa't hindi umiimik, tinimpi sa puso ang bayo ng hirap.

Nagwalang kibo.

At si Doro'y gayon din; nakiramay sa hirap ng katoto.

Natulad sila sa dalawang bagay na walang buhay, animo'y dalawang tuud na naiwan sa gitna ng kalawakan.

Kapwa sila di umiimik. Sino man ay walang nakapangahas na bumagabag sa katahimikang naghahari.

Ang buwan noon ay na sa kabuuan ng liliwanag.

Ang mga kuliglig ay patuloy sa masayang paghuhunihan.

At maminsan minsan ay naririnig, buhat sa mga kakahuyan ang huni ng tukó.

Samantalang ang dalawang magkatoto ay parang dalawang larawang kahoy sa kanilang kinauupuan.

Ang maputlang liwanang ng buwan kung

tumama sa nananagpis nilang mukha ay lalong nagpapatingkad sa kapanglawang ilinalarawan ng kanilang anyo.

Di kaginsaginsa'y nagtindig na bigla si German at ang sabi:

—Paalam na Doro.

Napanganga ang tinukoy.

Hindi niya mawatasan ang ibig ipakahulugan ni German sa pagpapaalam na yaon.

At hindi kumibo, kunwa'y di niya naririnig.

—Paalam na.— ang ulit na bigkas na ang panginginig ng tinig ay lumalo sa dati, tanda ng malaking pagpipigil na bumulalas ang samá ng loob.

—Bakit? . . . — ang pamangha anó ang nagawa kung sumugat sa iyong damdamin? Ano ang aking naging sala?

—Wala nga, datapwa't , . . . .

—Datapwa't ano?

—Hahanapin ko siya saan mang lupalop naroon.

—Huwag kang magpakabigla—ang payo—May bukas pa naman—ang patuloy.

—Hindi na ako makapagaantay ng bukas, kaya't bayaan mo na akong lumakad.

—Maghintay ka muna.

—Huwag mo akong hadlangan; isinasamo ko sa iyo Doro na bayaan mong sa lalong madaling panahon ay makita ko ang lunas sa aking mga tiisin. Huwag ka sanang makabalakid.

—Tunay nga, nguni't, maghintay ka muna

—Alang alang sa mga pinakamamahal mo sa buhay ay huwag mong gambalain ang banal kong layon.

—Hindi kita ginagambala.

—Kung gayo'y . . . paalam na.

—Huwag kang mag isa ng paglakad, magdalawa tayo ng paghanap sa iyong asawa. Sasamahan kita German.

Ang luhá ng pagkahabag ay gumilit sa mga mata ni Doro.

Samantalang sa puso ni German ay isang kasiyahan may kahalong lungkot ang nagsisikip namang lalo sa kaniyang dibdib ang pagkilala ng utang na loob at boong pusong nagturing

—Halina, kaibigan, magdalawa nga tayo ng paghanap upang may makabahagi ako

sa luwalhating sa aking magisa nalalaan, halina.

—Tayo na! . . . —ang tugon.

—At buhat noon ay dalawa silang humanap kay Miling.

Samantalang ang hinahanap ay patuloy sa kanyang banal na gawain.





V.

KABANATA

# ANG LIMBAS AT ANG SISIW.



ANG lahing may tatlong daang taong nabusabos ay dapat sanang ganap na ganap na ang katubusan.

Sana'y lagot na ang tanikala ng kaalipinan at ang araw ng laya'y puspos ng liwanag na sumilang. Subali't tinalaga na marahil ng Tadhana na di gayon ang mangyari.

Ang tagumpay ay di nasarili ng bayang umiklas, ang kalayaan ng Pilipinas ay di nakuhang magisa ng magigiting na bayani at di naidulot ng lubusan sa inang bayan ang watawat' ng tagumpay.

Nakatulong ng mga anak ng Pilipinas ang pamahalaang Americano, at kinanya ng

mga ito ang 'luuk ng Maynila, sampuong mga nayon, matapos pasukuin ang pamahalaang kastila.

At samantalang sa Malolos ay pinakapupuri ang pamahalaang sarili, sa kamaynilaan naman ay ang pamamalakad ng mga Amerikano ang sinusunod Kaya't bagá man sa lahat ng lalawigan ay nawawagayway ang bandila ng lahi, sa Máynila naman ay watawat ng̃ Amerika ang mapalalong nakikipaglaro sa hang̃in. Hindi ng̃a ang watawat na may isang araw at tatlong bitwin ang yinuyukuan at iginagalang ng mga tumatahan sa Maynila.

Hindi pa lubos ang kapayapaan. Maulap pa ang lang̃it ng lahi. Hindi pa panatag ang mga namamayan.

At isang 'bahagi nga ng Pilipinas ay nakukulimliman ng madilim na aninong likha ng malabay na pakpak ng Limbas na tumatakip sa mukha ng araw.

Subali't ang mga palaso ng lahi ay di nang̃ahas tumudla sa limbas na yaon, pagka't ito (ang limbas) ay nakabalatkayo, at ang nangyari ay ang dapat na mangyari; Nabulagan ang masusunuring sisiw, at ang mahihinang loob na kababayan ay pikit

matang napahinuhod sa matatamis na hibo ng limbas.

At yinumyuman ng limbas ang mga ulilang inakay. Naganyong mapagkali-ngang ina.

Inaruga ang mahihinang sisiw. binusog sa pangako at ang mga ito naman ay na buhay sa pangarap.

Ang limbas ay nagkunuwang tagapag tanggol, bago'y siyang masugid na kaaway.

At sa bagay na bigyang lakas ang napakakandili ay lalo pa ngang sinisikil at kinukuyum ang mga bisig sa pamagitan ng mga paimbabaw na pakitang loob.

At sila'y nagkamahalan.

Animo'y pulot-gata ang pagtitinginan ng "dayuhan" at ng dinayo.

Damit man nakasuuut sa katawan ng isang kawal amerikano ang mapita ng isang tagalog ay dalidaling hinuhubad at ikina kaloob sa nakapita.

Ang may katha nito ay kung makailang naging saksi ng mga pangyaring yaon

Ang tapat ng bahay ng sumulat nito, nang mga panahong nasabi, halos hapon hapon, ay nagiging lipunan ng di mabilang na mga bata, paano'y ang purok na yaon

ay madalas pagsadyain ng mga amerikano apang mamudmod ng salapi.

Nagsasabog sila ng kuwalta at ang mga bata naman ay nagsisipagagawan ng pamumulot, na ang kadalasan ay nagkakasakitan tuloy, kung hindi nagsisipagaway.

At sila ay nasisiyahan ng panonood, aywan, kung sa pagkatuwa sa nangasasaktan, ó pagaakalang nakapagdudulot sila ng lunas sa mga nagigipit.

Hindi miminsang nañgagsiuwi sila ng walang damit upang madamtan lamang ang walang maitakip sa katawan.

At ang mga kagagawang yaon ay naging dahil ng iba at ibang hakahaka:

—¡Kay gagandang pusong mga tao!.... —ang madalas bigkasin ng ilang matatanda.

—¡Amerikano mucho bueno... americano mucho amigo!...—ang malakas na ipinagsigawan ng mga bata.

—¡Amerikano mucho dinero, Pilipino mucho pobre!....—ang habol ng isang amerikanong lasing na hahapayhapay ng paglakad.

—Kay buting magparaya!...—ang may parungit ng iba—¡Kay ganda ng umang!...

Tahimik ang lahat at lubos ang katiwala sa bagog kaibigan.

Animo'y isang dagat na langis ang boong bayan, tahimik, panatag na panatag.

At tiwalang-tiwala, wala anó mang kutob. Bago'y pinagmamalas pala siya ng isang lihim na pagmamasid.

Sa ilalim pala ng gayong kapanatagan ay nagtatago ang pakanang lihim, at sa likod ng balat kayong kaamuan ay nagkukubli ang pagiimbot.

At samantalang inaaliw ang madla sa matitimyas na pangako ay kasabay naman noon na binabalangkas ang isang maitim na hangarin.

Naglalamay ang limbas, hindi umidlip sumandali man minamatyagan ang bawa't kilos ng tiwalang kaibigan, at inaabatang ito ay malingat upang biglang dagitin.

Ilang buwang ang kilusan lihim sa Maynila ay di nahahalata sa labas, subali't walang lihim na di nasiwalat. At namanmanan nga ang kilusang yaon.

Gayon man ay wala isang nagpahalata. Kapwa sila naglilihim.

Patuloy din ang pagpapakitaang-loob, datapwa't, kapwa nasisipaghanda ng kakailanganin pagdating ng kataon.

Ang mga pamunaang-kawal sa labas ay nakapaglalabas pumasok pa ng Maynila na may taglay na sandata. Ang mga amerikano ay gayon din. Nakalabas sa mga lalawigan.

Wala pa ang pagbabawal.

Di pa nabibilad ang pagkakagalit.

Lamang, ay lalong dumadagsa ang mga kawal na itim, buhat sa hilaga, at dating at dating pa rin ang naglalakihang kanyon, laksalaksang baril at karikaritong punglo at iba't ibang bagay pang pawang gamit lamang sa pagdidigma.

Samantalang, ang mga kublihan sa paligidligid ng Maynila, sa atas ng pangulong kapangyarihan sa labas, ay binago ang tayo.

Ang mga kublihang ginamit ng mga kastila laban sa mga manghihimagsik ay pinihit na lahat. Ihinarap sa Maynila at pinakatibay ang pagkakayari.

At linagyan ng malalaking kanyon.

Nagtadhana ng mga pirmihang bantay. Nagdagdag ng bilang ng mga taliba. At naglagay ng mahihigpit na tanod sa lahat ng himpilan.

Bago naganap ang mga kilusan sa labas, ay nagkapanahon muna sa Maynila ang mga balabalaking pangyayari na dapat pagukulan ng ilang talata

Unti unti nang nawawala ang kaamuan ng mga mapagparaya. Madalas nang marinig ang kanilang pag-angil.

Mga taong "bala na" ang nakapalit ng "mababait na katoto".

Wala na ang dating tamis ng ugali, namamaibawbaw ang askad, unti unti nang nagsusungit.

Naparam na't tinangay ng hangin yaong mga sambitlang: ,,Filipino mucho bueno,,; "Filipino, Americano mucho amigo", at ang humalili'y ang mga kakutyakutyang: "Filipino mongky", "Filipino mucho malo" at iba't iba pang nakasusugat sa damdamin ng lahi.

Magpatuloy tayo

Ang himpilan ng mga kawal ni Tio Sám, ay natatatag sa Convento ng Tondo ang sa dakong Hilaga, at ang sa Silañgan ay sa dako rito ng tuloy ng Pako.

Ang sa mga tagalog ay na sa liwasang Moriones ang una at ang pañgalawa ay sa ibayo ng tulay ng Paco.

Subali't, isang araw, ang mga kawal na nasa Convento ng Tundo ay tumanggap ng utos buhat sa mataas na panguluhan, na sila ay doon lumipat sa Liwasang Moriones.

At ang himpilan doon ng lahi ay napataboy sa Pritil.

Gayon din ang nangyari sa dakong Silangan ng Maynila.

Ang mga kawal tagalog na nasa ibayo ng tulay ng Pako ay siniki ng siniki hanggang sa humantong sa tulay ng Santa Ana.

Noon pa lamang ay munti nang magsagupa ang mga kawal ng dalawang pamahalaan, salamat na lamang at mayroon pang nakapagpayo.

Sa lahat ng panig ng Maynila ay pawa nang paninikil ang ginagawa, paano'y nagpapaluwag sila ng kikilusan at sapagka't wala nang kalagyan ang napakaraming "sundalo" na araw araw halos ay idinarating ng mga sasakyan.

Ang kakapalan ay pawang amerikanong itim, na sa lahat ng pakikidigma ni Tio Sam ay ang mga kulang palad na yaon ang siyang ginagawang pambungad, sila ang pangsalubong sa kalaban, at kung ang

kaaway ay latanglata na ay saka lumantad ang mga matatapang na anak ng Hilaga.

Sumunod na rito ang mga pagbabawal.

Ang sino mang may taglay na sandata, pinuno man ó hindi ay ayaw nang papasukin ng Maynila, at ang marapatan ay pinaguusig.

Nang makita nga ng mga pilipino ang gayon palakad ay lihim namang nagsipaghanda, at nasaksihan natin sa dakong una ng kabanatang ito ang pagbabago ng tayo ng mga muog at kublihan sa labas.

Hindi na makapagpigil ang marami, Ibig nang noon pa lamang ay lusubin na ang himpilan ng mga bagong manlulupig.

Nguni't nanagano rin ang pagpapaka timpi.

Ayaw magbigay daan.

At malaya pang binayaang makapag labas pumasok, ang mga amerikano sa li punan ng mga tagalog.

Subali't sa Maynila ay mahigpit na mahigpit na.

Kinakailangan na ang mga "Pases" at kadalasa'y may "pases" na, ay ayaw pang papasukin.

Nagpakatimpi pa rin ang mga pilipino at anila:

—"Huwag sa atin magsimula, at nang tayo ay huwag bagsakan ng sisi" "Sukat na ang tayo'y humanda sa pagsasanggalang".

¿Namali kaya sila sa gayong pagkukuro?

May nagwiwikang namali nga at may nagsasabing hindi, subali't ang katotohanan ay palapit ng palapit sa hayagang pagsusumañgan.

At yaon ang nangyari: Naging magkaaway ang dating magkaibigan.





IV.

KABANATA

## PANIBAGONG KAAWAY



ANG inaantabayanang kataon ng nai-inip na limbas ay dumating na.

Lingat na lingat ang mga pilipino, at ang mga pamunuan ng Hukbong tagalog ay paubayang nagsisipagliwaliw at sumasagap ng mga biyayang dulot ng panahon.

Wala sila sa mga himpilan.

Gabi noon

Araw ng sabado.

Ika 3 ng Febrero ng taong 1899.

Katatapos pa lamang ng pista ng Candelaria na ipinagdiriwang sa nayon ng Tundo.

Katapos pa lamang ng mga huling alingawngaw ng kasayahang idinaos.

Ang tagintin ng mga tugtugan ay di pa napaparam sa wala.

Natitira pa ang labí ng kasayahan, naroon pa ang badha ng pagtatalik at sa labi ng mga binibini ay nababakas pa rin ang masasayang ngiting iniukol nila sa kanikanilang mga tinangi.

Sariwang sariwa pa ang kagalakan ng mga pagsasalo.

Gabi nga noon, at isang gabing di malilimot.

Ang araw na yaon ay napatanim sa alaala ng tanan at napasulat ng mga dupong talata.

Sabado ika 3 ng Febrero ng taong 1899.

¿Sino ang di nakatatanda ng araw na yaon?

Halos lahat ng pangulo at may matataas na tungkulin sa pamahalaang sarili ay natitipon ng gabing nasabi sa dulaan sa Tundo at nagsisipanood ng tanghal.

Balitangbalita ang palabas, kung kaya dinayo ng kung tagatagasaan.

Ang mga hindi nakapanood ay nagsasamantala naman ng pagtatamasa ng katangitanging ginhawang idinudulot ng tahanan.

Ang baya'y nahihimbing

Madalang ang naglalakad.

Madilim ang gabi.

Walang tanglaw ang mga lansangan at maliban na lamang sa mangisangisang ilawang nagsabit sa bintana ng mga bahay ay wala nang makikitang liwanag.

Lampas na ang ikasiyam ng gabi.

Sa panguluhan himpilan ng mga amerikano ay di magkamayaw.

Abalangabala ang pangulong-pamunuan at sa kanyan tanggapan ay walang patlang ang paglalabas pumasok ng mga kagawad.

Ang mga kawal sa lahat ng himpilan ay pawang nangakahanda. At ang kanilang anyo ay may malaking hiwagang tinataglay.

Wari'y nalalaan sa isang malaking pag didigma.

Isang lihim na utos ang tinanggap sa mga himpilan, utos na nagpalipat lipat sa lahat ng may mataas na tungkol.

Sa mga mukha nila ay nabadha ang larawan ng sindak. Sila sila ay lihim na nagsanggunian.

At sa kalipunan ng mga kawal ay lumaganap ang alingasngas.

Lahat, ay nagtatanong, bawa't isa'y naguusisa sa kanyang kasipiñg kung anó ang dahil ng gayong kilusan. Wala silang maturol na bagay, at lalong walang ma. kapagbigay liwanag sa kahulugan ng nababanaagang lihim.

Sapagka't ang katunayan ay di taho ng mga kawal ang kahulugan ng kilusang yaon. Tañging ang mga pamunuan lamang ang nakatatalastas.

Ang mga "oficiales" ay walang tigil ng pagyayao't dito; lihim na nagsasangusapan, lahat ay nagmamadali, lahat ay sumasang guni sa mataas na panguluhan, lahat ay naghahanda.

"Ano ang nangyayari? Ano ang dahil ng kabaguhang ito? Bakit tayo naghahandang waring lulusob sa pagpapatayan?".

Ganito, ai iba't iba pang tanong ang nagsaslimbayan sa lipunan ng mga di nakatatalastas ng kilusang yaon

At lalong umaalingasngas:

Samantalang sa dulaan sa Tondo ay ibang hugis ng pangyayari ang nagkakapanahon.

Maganda ang makabayang dulá na iti natanghal at ang pagpapalakpakan ay nag kakasunodsunod halos.

Lubhang nasisiyahan ang mga nanonood. Wala silang guniguni, di nila nagugunitang mangyayari na biglang maglaho ang kasayahang yaon.

Ang lahat ng diwa ay napipisan sa paghanga sa itinatanghal.

Punong puno ang dulaan, at wala isa mang upuang walang tao.

Doo'y kapit na kapit yaong kasabihang: "walang mahulugang karayom".

Sa bawa't pagitan ng yugto ay ang matitiling sigaw ng nangaglalako ng pang patid gutom ang siyang naririnig:

—¡Mane! . . Balot, dalanghita, buto ng pakwan ang ipinagtutumili ng mga manlalako—¡Bumuli na kayo ng maneee! . .

Walang malamang sulingan ang mga nagtitinda, magkabikabila ay tumatawag; naguunahang makabili. Samantalang ang mga iba ay kung anó anong bagay ang pinaguusapan, may nauukol sa kainaman ng palabas, may pumupuri sa ganito ó gayong tao ng dula, at may mga nagpapalitan ng hakahaka ukol sa kalagayan ng bayan, tanging tangi lamang ang mga binata na sinasamantala ang mga sandaling yaon upang lumapit sa kanikanilang lini·

ligawan, at ibulong ang kanilang pagluhog.

Ang lahat ng kataon sa mga nagiibigan ay mga sandaling para sa kanila na lamang. Wala silang pinipiling taning, lahat ng panahon ay ilinalaan nila sa pagsusuob ng kamanyang sa dambana ni Kupido, na tila wala nang iba pang mahalagang bagay kung di ang nauukol laman sa pagibig.

Hindi iilang makasalanang mata ang nagmasid sa mg̃a yaon ng makahulugang pagmamasid, na wari'y ibig sabihing:

—"Magpakalunod kayo sa laot ng luwalhati. Sairin ninyo hangang sa latak".

At iba at ibang hugis na mga pangyayari ang mapapanood.

Sa labas ng dulaan ay nang̃akahanay ang maraming tindahan ng mga sariwang bung̃a ng kahoy.

Ang mga binata ay nag-alialigid sa bawa't tindahang may dalaga.

May nagtutuktukan ng itlog. may naghuhulaan ng buto ng dalanghita, may nagbibiyakan ng tubo; ang ilan ay nagpapatawa, ang iba ay nagpapagalit sa kanikanilang kapwa bata at ang may mga nakikiusap ng lihim. Samantalang ang mgabatang di

nakapanood ng palabas, ay nangagsilipsilip sa mga pagitan ng bakod na buho ng dulaan. At ang lalong malilikot ay pangahas na umaakyat sa bakod at napasasaloob ng dulaan.

Sa labas: buhay at kasayahan ang naghahari.

Kasayaha't paghanga naman ang nananago sa nangagsisipanood ng palabas.

Di kaginsaginsa ay isang matunog na putok ang napakingan.

Ang putok na yaon ay sidundan pang muli.

At pagkatapos ay sunodsunod ng putukan.

At nagulo ang lahat.

Nabulahaw ang nangatutulog.

Lahat ay nagulat. Lahat ay namangha at nangahintakulan.

—¿Ano ang gulong yaon? Bakit nagpuputukan.?....—at iba't ibang hinuha at mga pagtatanong ang nagpalipatlipat.

Lalong lumaganap ang gulo.

Hindi na maipagpatuloy ang palabas dulaan. Ang "telon" ay naiwang nakabitin, at ang nagsisiganap ng dula ay isa isa

nang nagtakbuhan na di man lamang naka-paghubad ng kanikanilang kasuutan.

Nagpulasan ang nagsisipanood. di mag-kamayaw ang gulo, ang ingay ay gayon na lamang, ang pagtatawagan ng nagkahiwa-lay na magkakasama ay sagutsagutan; lahat ay naguunahan ng paglabas, nangasambu-lat ang mga tindahang naghanay sa tabi ng pinto, nangatatalisod ang nagkalat na bungan kahoy, nagkakabangaan; ang lalong mahina ay nadaganan ng malalakas, nanga-yayapakan ang mga bata, nagkakabasagan ng ulo.

Ang iyak ng mga bata at ang pagtili ng mga babae ay nakatutulig.

Walang makaayos ng kaguluhan.

At ang kataong yaon ay sinamantala ng may marurungis na budhi: may nanga-ngagaw ng "relos" may naulalabnot ng mga hiyas ng mga babai at may mga nagnanakaw ng halik.

Tulakan, gitgitan, batakan sa lahat ng panig.

Nagkahiwahiwalay ang magsingibig at nagkawatakwatak ang magkakamaganak.

Lahat ay sumasagasa at ibig ay mag-pauna, ang nangasaunahan ay nakakaladkad

sa dakong huli at lalo lamang silang nababalam sa paglabas.

Napakaliliit ang mga pinto at ang lumalabas ay di magkasiya sa karamihan.

Nagsasabaysabay sila at ang pinto ay lalong sumisikip.

*
* *

Ang alingâw ng pagkakagulo ay laganap na sa boong Manila.

Matuling sumapit sa Malolos ang balitang yaon, at noon ding gabing tanggapin ang balita ay agad natipon ang maraming kawal na laang makidigma upang ipagsanggalang ang kalayaan ng lahi.

Gulonggulo ang Maynila.

Nagsalasalabat ang punglong pampatay.

Ang kabayuha'y dumadagasa.

Gumanti na ang mga tagalog: Sa putok ay putok din ang itinugon.

At makailang sandali ay sabay sabay na nagalab ang mga "campamento" ng amerikano sa Paco at sa paligidligid ng Maynila.

Noon nagsimula ang pakikibaka sa panibagong kaaway.



VII.

KABANATA

# HATOL NG LANGIT



ARANG walang anó mang nakayaon ang boong magdamag.

Lingo ng umaga.

Ang kaguluhan ay lumalo sa dati· At ang kalagiman ng nakaraang gabi ay lalong nagulol.

Kung saansaan nagbabagtas ang mga tao upang lumabas ng Maynila

Walang madawag na kasukalang hindi sinuut ang mga kulang palad na linigalig ng digmaan.

At nagsisisagasa halos sa nagbabalag na punglo, upang makaiwas sa kamatayan at pagkakagutom na nagbabala sa lahat.

Ang nayon ng Bitas ang naging pina·

kamaluwag na daanan ng nan̄gagsisitakas, pagka't ang nayon yaon ay nakaligtaan marahil ng mga amerikano ó talagang di linagyan ng mga tanod, kung kaya gayon na lamang ang dami ng dumadaan sa pook na nasabi.

Nang umagang yaon ay iisa ang naging hantungan ng lahat ng pagiisip; "Ang tumakas".

Ngnni't, hindi lahat ay nakarating sa nais na patunguhan

Marami sa kanila ang naiwang nakabulagta sa gitna ng lansan̄gan. at ang mga iba ay bangkay, kung hindi sugatang pinangko ng mga kamaganak hanggang makarating sa bayang di pa liniligalig ng pagdirigmaan.

Ang mga punglong ligaw ay nagsalabat, at marami rin mga tahimik na mamamayan, ang patay na natagpo ng mga kasama dahil sa tama ng mga punglong yaon kung saan saan galing.

Ang sindak ay namayani sa lahat ng budhi

Hindi iilan ang nan̄gagsigawa ng kublihan sa loob ng sariling tahanan, at doon nan̄gagsipagtago.

Ang mga unan, baul, tampipi, balutan ng basahan at lahat na, ay kinailangan nila upang yumari ng kublihang makapagsasanggalang sa kanilang buhay

Patuloy ang pagkakagulo.

Nakatutulig ang dagundong ng mga kanyon, humahaging magkabikabila ang punglo, dumadagasa ang kabayuhan, at humahagunot ang matuling takbo ng "karong" tagahakot ng patay at sugatan, na nakapagpapayanig sa lupa.

Maraming sandatahan ang nakulong sa Maynila at ang mga ito ay naglagak sa bawa't madaanan ng madugong palatanda.

Hindi mabilang ang mga nasawi sa kamay ng mga bayaning sandatahan tagalog. Maraming buhay ang nilagas ng katapangan nila.

Ang nangagtagpasan ng bisig ay di kakaunti, naghambalang ang mga bangkay na tigpas ang ulo, at nagkalat kung saan saan ang mga may sugat.

Napunong lahat ang mga bahay pagamutan, at kinailangang gamitin ang mga Convento at bahay na malalaki upang may mapaglagyan ng mga sugatan na dating at dating.

Napakarami ang nasugatan at namatay na tao sa unang tagpuang yaon, kaya't kung magkaminsan ay pinagpapatong patong na sa isang hukay ang bangkay ng mga kinulang palad.

Subali't hindi tayo dapat magmalas sa lahat ng dako, kinakailañgang pisanin natin sa iisang panig ang ating paniñgin, pagka't kung palalaganapin natin sa lahat ng pangyayari ang ating pagmamasid ay di natin mararating ang layon ng kasaysayang ito.

Sa isa sa mga tanyag na lansangan sa Tondo ay naganap ng umaga ring kasalu kuyan, ay isang madugo, nguni't katañgi tañging pangyayayi,

Ang mga pangyayaring yaon baga ma't di nabantog ang kadakilaan ay di ñaman dapat maliñgid sa mga dahon ng kasaysayan ng himagsikan sa Pilipinas pagka't mga pangyayaring dapat panalaminan ng mga nagugaling Judas, at dapat hañgaan ng Sansinukob.

Mag patuloy tayo.

Isang kawal na americano ang matuling tumatakbo at isang sandatahang tagalog ang tumutugaygay.

May apat na dipa ang agwat ng pag hahabulang yaon.

Bitbit ng americano na kinakaladkad sa lupa ang taglay na baril, nakasakbak sa balikat ang isang pamigkis na punglo, at sa baywang ay nakasabit ang isang lalagyan ng inumin, dalawang latang pingan at ang "bayoneta".

Putlang putla ang mukha, nagkakanguusli ang mata at nangangalisag ang buhok sa laki ng sindak.

Matulin ang takbo na animo'y usá kung tinutugis ng mga aso

Kung makailang tangkain na ang baril na taglay ay gamiting ipanalag sa ano mang gawin ng naguusig sa kanya, subali't ang takot na baka ang sandaling itigil ay masamantala nito at agad siyang mabigwasan ng taga ay di na siya makapagsanggalang, ang siyang laging umaali, kung kaya natira na lamang siya sa pawang pagnanais, at ang sinikap ay ang makatakas.

Hindi man makalingon sa laki ng takot.

Ang naguusig ay isang lalaking balinkinitan ang katawan, lilis ang salawal hanggang tuhod, punongpuno ng putik ang walang saping paa sambulat ang mahahabang buhok na malayang pinaglalaruan ng hanging sumasalubong sa matulin niyang

pagtakbo at ang barong dinampol ay pigtangpigta ng pawis.

Nanlilisik ang mga mata ng isang kakilakilabot na panlilisik, at sa mukha ay nalalarawan ang bangis ng poot at paghihiganti.

Nagngangalit ang ngipin, nanguugunot ang noo at mahigpit na nakakuyom ang kaliwang kamay, samantalang sa kanan ay nanginginţab ang isang malaking talibong.
Untiunti silang nagkakalapit.

Tatatlong dipa na lamang ang agwat.

Samantala, ay lalong nagtutulin ang hinahabol. Gayon din ang naguusig.

Silang dalawa ay kapwa na nanghihina.

At patuloy ang paghahabulan.

Hanga't nagtutulin ang amerikano ay lalong nanghihina ng pagtakbo. paano'y ang kanyang panlalata ay nadadaganan pa ng takot, pinapanghina siya ng sindak. Parang nginangatngat ng gutom na aso ang kanyang mga binti, mitig na mitig na, hindi na mabuhat ang mga paa sa labis na pagkapagal, nguni,t, patuloy pa rin . . . . da, tapwa't pahina na ng pahina, abot abot na

ang paghingal, at sa boo niyang katawan ay tumatagaktak ang pawis.

At lalong nalalapit ang naguusig.

Ang kakilakilabot na sandali ay nagtutulin ng paglapit

Lumingon ang hinahabol at nakitang na sa likuran na niya ang sa kanya'y tumutugaygay. Nakita ang hawak na talibong. Ang nanginginntab na patalim na kung tamaan ng araw ay nakaduduling sa mata, at doo'y nabanaag niya ang badha ng kamatayan.

At lalong natakot. Nangatal ang boong katawan, namanhid ang mga paa, at napa tigil na bigla.

Sila ay nagabot.

Isang kisap mata lamang ang namagitan, at parang kidlat na bumagsak sa balikat ng amerikano ang isang mariing taga

At lumaylay ang bisig na nahiwalay sa balikat; sa sugat ay bumulwak ang maraming dugo,; nagdilim ang paningin, kinilig, at biglang bumulagta.

At isang: —¡My God!...—ang nabigkas

Sa dalawang naghahabulan kanina, ang isa ay bangkay ng malamig.

Pinagmalas na sumandali ng sandatahan ang ibinunga ng kanyang higanti, at isang ngiting badha ng kasiyahan ang namilaylay sa mga labi.

At . . . . . r . . . . .

Biglang sinambilat ang baril na hanggang kamatayan ay mahigpit na hawak ng amerikano, mapangahas na itinitig sa langit ang mga mata, itinaas ang mga kamay na hawak din ang naagaw na baril at ang mapalalong winika:

— ¡Bayad na ako sa aking mga utang... ngayon ay di na ako manginginig tumingin ng hayagan kanino man at wala nang ma· kapagsasabi na ako ay isang tak . . . . . . .

Hindi tinulutan ng langit na matapos niyang bigkasin ang gayong mga pa· ngungusap na punong puno ng kapalaluan, isang ligaw na punglong kung saan galing ang biglang pumutol ng kaniyang tingig at kasabay noon na tinangay ng malamig na punglo ang masuliranin niyang buhay.

At isang bangkay pa ang nagpatinkad sa kapanglawan ng tanawing yaon.

*
**



Patuloy ang pagpupulasan.

Maraming bilanggo ang nakapagsamantala sa kaguluhan, at nangakatakas sa kanilang kinapipiitan.

Ang mga kulang palad na yaon, na, ang karamihan ay kinaitang-laya ng nakapangyayaring pamahalaan ng dahil lamang sa mga hidwang suplong ng ganito o gayong alipin ng mga apô o dili kaya'y sa higanti ng mga kalaban ng katwiran, at ng mga Fraile ay kahalobi o ngayon ng karamihan na pinaguusig ng kamatayan at pagkasawi.

At isa sa mga yaon ang sa katulinan ng pagtakbo ay natalisod at nasungabang sa bangkay ng sandatahang nasawi.

Dalidaling bumangon upang ipatuloy ang pagiwas, nguni t gaanong pagkamangha ang namayani sa kanyang budhi ng mamalas at mapagsiya ang bankay na nabulagta.

Natigilang sandali. napaurong ng dalawang hakbang, nangagat labi, at napabuntong hininga:

At ang hibik:

—¡Cruz..... ang sumugat ó pumatay, susugata't papatayin, talagang ganyan ang hatol ng langit."

Ang santahang nasawi ay dili nga iba at si Cruz, ang balitan tiktik ng pamahalaang kastila.

Sandali pang natigilan ang nagmamasid at saka ang dugtong na wari dumadalangin

—¡Patawarin ka nawa ng Diyos at na wa'y marapatin niyang tanggapin ang kalulwa mo sa kanyang sinapupunan.

At ipinatuloy ang nabalam na pagtakas

Samantala ay dalawang bangkay ang naiwan doon na tinutunghayan ng langit

Doon nagkawakas ang buhay ng bantog na si Cruz





VIII.

KABANATA

## ¿BAYANI O BALIW?





LUBHANG makapal na "sundalong itim" ang ginawang pambungad ng mga kaaway ng lahi sa unang hagunot ng pagpapatayan.

Nagdidilim ang parang ng digma· Salasalabat ang punglo na kung pumuti ng mga buhay ay walang pinag iwan sa malakas na buhawi kung lumalagas ng mga dahon ng kahoy.

Hindi na mabilang ang nasusugatan at namamatay na tao.

Sa lahat ng dako ay umaanod ang dugo at sa mga tahanan ay nanagana ang luha ng mga naulila.

Ang hibik at panambitan ay nakikisaliw sa kakilakilabot na angil ng punglo. Ang sumpa at himutok ay nakikitugon naman sa dagundong ng mga kanyon.

¡Oh, kalagimlagim!.. Oh.!.., hampas ng sakuna sa kapilipinuhan. Kaylan ka kaya magbabawa ng poot?....

At untiunting naaagaw sa mga pilipino ang lupàing pinamuhunanan ng di kakaunting pagod at hirap upang makuha sa Haring dating Pañginoon.

Ang lakas ng mga amerikano ay nasusukdol sa Sañgang Daan, Pasong Tamo at Balintawak, hindi nila kayang sagasain ang matitibay na kublihan doon, subali't sa San Juan at Sta. Ana ay nanghihina ang mga tagalog

Napasok na ng amerikano ang Sta Ana at patuloy ang pagtugaygay sa mga kadigmaan, hanggang sa ang mga ito ay napataboy sa Pasig.

Napigil dito ang gahasang paglusob ng mga dayuhan.

At ilang araw na madugong pagdidigma ang napasulat sa kasaysayan ng Pilipinas. Ilang araw na kalagimlagim ang nakayaon, ilang araw na tunay na tagabalita ng

kakilalabot na sasapitin ng bayan; at ang masuliraning bukas ay lalong nababalot ng dilim.

*
**

Kung makailang nakuha ng mga amerikano ang Pasig at kung makailan ding naagaw na muli sa kanila.

At noon naganap ang mga pangyayaring sumusunod:

Isa sa manga kublihang tagalog ang parang dinadaanan ng bagyo; ang mga kawal ay parang nasasalot, sunod sunod ang pagkasawi.

Ang punong sinusunod doon ay isang la'aking bayani ang tikas katatagan ang gulang at ang tindig ay nagpapamalas ng katapangan at kapusukan ng loob.

Doon ay may isang malaking kanyong "krup" na maminsanminsan ay nagpapahatid sa mga amerikano ng malalagim na balita

Pigil ng pinuno sa kanang kamay ang nanginĝintab na "sable", walang panĝiming nagyayao't dito sa magkabikabilang panig

ng kublihan upang buhayin ang loob ng kanyang mga kawal.

Ang makapangyarihan niyang paguutos ay namumukod sa ugong ng putukan.

Kung minsa'y nakikita siya na umaalalay sa nasusugatan at kung minsan ay siyang nagsususo ng kanyon.

Di kaginsaginsay ay isang:—¡Ay!.. ang nulas sa kanyang labi, napatilapon sa lupa ang hawak na "sable" at biglang bumulagta na tigmak ng dugo ang bibdib.

¡Nasawi ang pamunuan!.......

At ginanap ng pangunang teniente ang naiwan niyang tungkulin.

Hindi naglipat sandali at bumulagta ring tulad sa una.

At ang pangalawang teniente naman.

Gayon din ang kinahangtungan ng palad hangang sa ang kublihan ay nawalan ng pinunong maguutos at susundin.

Nang makita ng mga kawal ang gayong kakilakilabot na kapahamakan ay nangasira ang loob, nawala sa isip ang pakikibaka at ang nagunita ay ang mangagsiiwas sa kasawian.

Di kaginsaginsa ay parang hulog ng langit na sa darating doon ng isang lala-

king. pugot ang salawal, lilis hanggang siko ang mangas ng baro, nakasambalilo ng balangot. at pigil ang isang matalim na tabak.

Nagmasidmasid ang bagong dating.

At nakitang ang watawat ng lahi ay nakasadlak sa lupa na natitigmak ng dugo

Magalang itong pinulot, hinagkan muna, at saka itinirik sa karurukan ng ku. blihan.

Hindi pa niya natatapos ganapin ang kabanalang yaon nang sa kanyang ulunan ay dumaang umaangil ang isang punglo ng kanyon. Nahawi ang watawat, at ang isang bituin at ang kalahati ng araw ay tinangay ng puglo kung saang lupalop.

Umigtad na bigla ang ating bayani, ihinagis sa isang sulok ang taglay na itak at kinuha sa baywang ng pamunuang na· sawi ang "revolver" nito, at ang sabi: —

—Mga kapatid . . . . . Bakit kayo na· ngatitigilan? . . . Bakit di ipaghiganti ang buhay ng mga kapatid nating nasawi? . . . Hindi ba ninyo nalalaman na ang bayang duwag ay walang laya, at ang anak ng alipin ay busabos? ¡Ah! . . . mga kapatid . . halina nga kayo at patibayan natin minsan

pa na tayo ay mga tunay na kampon ng bayaning Bonifacio.... Halina nga mga kapatid... Halina kayo at huwag matakot pagka't ang kamatayan ay naroon sa lahat ng dako, at yaong nangamamatay sa pagtatangol ng bayan ay nabubuhay magpakailan man sa diwa ng kanyang lahi. Halina nga, halina.,,. Kailangang ang ilan ay masawi upang matimawa ang iba.

At nagpauna ng pagharap sa mga kalaban.

Nang makita ng nangahihintakutan kawal ang kapusukan yaon ay muling nangabuo ang loob, ang iba ay dahil sa kahihiyaan na mapanganlang duwag at ang iba naman ay dahil sa nakitang may mamumuno na sa kanila.

At nangagdumumog na muli Ang kublihan ay boong pusong ipinagtanggol hanggang sa kahulihulihang patak ng dugo ng nangalalabi pang buhay.

Parang isang malaking sunog na binusan ng "gas" lalong nagalimpuyo ang pagpapatayan.

¡Oh! kakilakilabot na katapangan na naging sanhi ng ikinaputi ng di kakaunting buhay!

Ang daing ay nagsagutsagutan buhat sa

apat na sulok ng kublihang yaon; at ang kinaroroonan nila ay natambakan ng di mabi. lang na bangkay.

—¡Ay!. .—ang nakalalagim na hibik ng isang may sugat.

—¡Ako'y nauuhaw! . . . ang wari'y iti· nugon ng isang naghihingalo.

—¡Ina!...—ang buntong hininga ng isang kawal na batangbata

At ang mga daing at panambitang yaon, ay naguudyok sa kanilang puso ng nais na maghiganti. Wala nang nagbabalak ng pag· takas, bawa't isa ay nagpapakita ng bago at bagong kapusukan ng loob, ng bago at bagong katapangan.

Nandadalang ang mga kawal; parang halamang nabagyo na nalagas ang mga da. hon. Hindi na mabilang ang bangkay.

Samantalang ang di kilalang bayani ay pangahas na nakatayo sa gitna ng kubli· han, binubuhay ang loob ng mga kasama at aniya:—

—Mamatay na tayong lahat dito kung siyang kailangan, nguni't wala isa mang uurong . . . at kung sakali na tayo'y mapi· pilan, sa ibabaw ng mga bangkay natin mag. daan ang mga kaaway.

Lalong nagiibayo ang tapang ng mga bayaning yaon. tila mga gamogamo na sumuong sa ningas, gayong alam nang naroon ang kamatayan.

Wala isa mang umurong.

—¡Hindi natin kayang ipagsanggalang ang kublihang ito! . . . Ay . . .!—ang himutok ng isang matanda na baga ma't tadtad na ng sugat ang boong katawan at nakabulagta na sa lupa ay hawak pa rin ang kanyang baril at patuloy ng pagpapaputok.

Nagsalasalabat ang punglo sa paligid-ligid ng ating bayani, gayon man ay di natigatig sa pagkakatayo at waring kinakalaro ang kamatayan.

Nagaalab sa kanyang puso ang isang makapangyarihang damdamin: ang pagibig sa tinubuang lupa Ang damdamin yaon ang pumaram ng takot sa kanyang budhi, dahil doon ay nalimot niya ang kamatatayan, di gunita ang ligalig. walang agamagam, at walang ibang namumugad sa kanyang isip maliban sa adhikang maagaw sa kuko ng Limbas ang pinakamumutyang bayan, ang Inang Pilipinas.

Ang pagibig sa bayan ay naglikha sa kanya ng isang di pangkaraniwang lakas

ng loob at ang katalagahan ay gumawa ng isang himala sa tulong ng mga pangyayari.

Parang kinukusa na ang mga punglo ay lumilihis sa kanyang kinaroonan, ang kamatayan ay tila nangingiming lumapit sa kanya, at yaong pang nagsisipagkubli ang pinipili sa kanikanilang pinagtataguan at siyang dinadawi ng matalim niyang kalawit.

At ang bulag na paniniwala ang umali sa budhi ng ilan pang nalalabing matatapang na kawal.

Sinapantanang siya'y may dupil. Buo ang paniwalang nauutusan niya ang punglo ng kaaway, at bulag na napahinuhod sa maling paniniwala na ang taong yaon ay kinatatakutan ng kamatayan.

At siya na ang ginawang kublihan, sa pagasang kung sila ay na sa kandili nito ay ligtas na sa lahat ng panganib.

Di kaginsaginsa ay isang pangahas na punglo ang dumaan sa ulunan at pumugay ng sambalilo ng ating magiting na bayani.

At isa pang lalong walang pakundangan ang sumambilat ng hawak niyang "revolver".

Yumuko itong bigla upang pulutin ang tumilapong "revolver". Kasabay noon ay

lumagpak sa lupa ang dalawang kawal na nagtatago sa kanyang likuran.

At lalong nagtibay ang paniwala ng lahat na siya nga'y may "anting-anting."

Matapos pulutin ang rebolver ay tumindig na muli na parang walang anomang nangyari, at ang boong pusong sigaw:-

—¡Mabuhay ang Pilipinas. Mabuhay ang Kalayaan!.....

—¡Mamatay ang mga manlulupig!...— ang sigawan ng lahat.

At bilang itinugon ng mga kaaway ay isang punglo ng kanyon ang bumagsak at nagbukas ng malaking guwang sa kanilang kublihan.

—¡Mabuhay ang Kalayaan—Ang inuulit ng bayani.

At hindi rin natitigatig sa kinaroonan.





IX.

KABANATA

## ¡LUHA AT DUGO!....



WAN nating sumandali ang mga pangyayaring sumasamalas at ibaling sa ibang dako ang ating paningin, upang mataho ang iba at ibang bagay na may kinalaman sa kasaysayang ito.

May mga pangyayaring hindi dapat makaligtaan ng sino pa man, mga pangyayaring nagpapatingkad sa uri ng babaing tagalog at nagbubunyag ng kadakilaan ng lahi. Ito ang tatahakin natin ngayon.

Buhat ng nasain ng mga pilipino na lagutin ang tanikala ng kaalipinan at iwaldas ang kapanyarihan ng dayong pan̄ginoon, ang ating mga babai ay nagpamalas ng

malaking pagbabago, at noo'y nakita, na ang tibukin ng kanilang puso ay sing isa ng tibukin ng pusong lalaki, kung nauukol sa pagibig sa tinubuang lupa, at kung magkaminsa'y lumalalo pa sa mga ito.

Isang di pangkaraniwan lakas ng loob ng babaing pilipina, at noo'y hinangaan ng Sangsinukob.

Sa ilalim pala kaamuan ng kalapati ay namumugad ang isang pusong walang pangamba; at sa likod ng pagkamatimpi ay tumatahan ang isang diwang bayani at magiting.

Sapol nga noon ay nahawi ang tabing na humahadlang sa bawa't kilos ng ating mga babai at boong layang naipamalas ang likas na kasiglahang kung ilang panahon na nakuyom at di nailantad.

Ang mahinhing dalagang sing hinhin ng "makahiya" na huwag di masalang ay nangunguyumi ang mga dahon, noon ay sumigla at nabusog ng buhay, at ang mayuyuming bulaklak na ito ng lahi na dati dati ay sa sariling tahanan lamang nagpapalangap ng samyo, katulad ng "violeta" na itinatago sa ilalim ng mga dahon ang bango at kagandahan ng mga talulot, at

halos di padapyohang hangin, ay tahasang lumantad sa araw at binayaang humalimuyak sa parang ng digma ang iwing kabanguhan.

Nawala na yaong karaniwang ugali, na ang mga babai di umano ay para sa bahay lamang kung kaya inianak

Ngayon ay kahalobilo sila sa parang ng digma at katulong tulong ng mga lalaki sa pagtuklas ng kalayaan. At noo'y minsan pang napagtibay na kung wala ang mga babai, ang mga lalake ay wala dising ganap na magagawa.

Ang mga babai, ang umaalalay sa nanghihinang puso, sila ang aliw ng nahihirapan, sila ang nagpapasigla sa mga dinadawi ng takot, sila ang pumaparam ng karuwagan, at sila rin ang nagbibigay buhay sa nanlulupaypay na diwa.

Ang kanilang kandili, ang kanilang aruga at pagmamahal ay kinakailangan upang matutuhang tuklasin ang pagkadakila at huwag maratay sa banig ng kapabayaan.

¡Kung wala ang babai, marahil ay di nakilala kung ano ang luwalhati, marahil ay walang kahalahalaga ang Sangsinukob!...

¡Kung wala ang babai, ang Sandaigdig

ay matutulad sana sa isang dagat na buhangin, mundong walang liwanag, langit na walang bituin!,....

At ang samahang "Cruz Roja" ang nagpamalas, buhat pa ng mula at mula, ng isang kagitingang katangitangi at siya ang nangatawam sa mga babaing pilipina.

Naging matibay na gabay ng mga nasawi ang kanilang mga bisig; at di mabilang ang mga bayaning sa kanilang kandungan pinanawan ng hininga.

Ang matimyas nilang pagaaruga ang siyang binaon sa libingan ng mga kulang palad.

Dahil sa kanila, ang pagod, ang puyat ang gutom at ang madlang tiisin sa parang ng digma ay minagaan ng mga kawal at pangiting linangap ang mapait na kamansa sa saro ng kamatayan.

Lubhang marami ang naitulong nila sa paghihimagsik; at ang mga tagapagtanggol ng lahi ay hindi nagisa sa kanilang tiisin, karamayramay nila sa puyat at gutom ang mga magigiting na "Cruz Roja" at gayon din sa pagkapabingit sa labi ng hukay,

Isa man sa mga kawal ay walang nangulilang lubos.

Naroon ang mga babai ng lahi na kumakatawan sa kanilang mga magulang at kapatid, naroroon at nagaaruga sa kanila ng higit sa pagaaruga ng tunay na kapilas ng puso, ng higit sa tunay na iná.

Ang daing ng nañgasusugatan ay kasabas ng kanilang dalañgin na napaiimbuyog sa sinapupunan ng Maylikha.

At nadilig ng luha ng mga banal na babaing yaon ang di mabilang na bangkay ng mga nabuwal sa dilim ng gabi, na ang karamihan, kung di mga amang nagiwan ng balo at ulila ay mga kapatid na siyang tañging nagbibigay buhay sa isang maganak.

Nakita nilang nagsiyaon magpasawalanghangan ang kanilang mga kamaganak kaibigan at kasintahan.

At sa piling ng pagdurugo ng kanilang puso kung namamalas ang kalagimlagim na pagpapaalaman ng katawa't kalulwa ng isang naghihiñgalo, sa piling ng paghibik ng kanilang diwa kung nagugunita ang mapanglaw na kasapitan ng mga naulila sa tanging pagasa sa buhay, ay lumuluha ang kanilang kalolwa at walang ibang ilinulunas kung di ang paniwalang sa ibayo ng madlang hirap ay sisilang din ang araw ng katubusan ng lahi.

Sa gitna ng lahat ng yaon, ay parang isang malaking tala sa langit na mabituin, na namumukod at napapatangi ang kagitingan ng asawa ni German.

Sapol ng unang simbuyo ng digmaan, si Emilia ay sa pook na pinaglabanan napatungo, at doon sa lalong malapit sa panganib ay naroroon siyang nagdudulot ng lunas.

Sumandaling linimot ang nauukol sa sarili at ang sinikap ay ang makapagbibigay ginhawa sa ibang tiisin.

Lubhang masinop ang pangangalaga ni Miling sa mga kalahing nagsasanggalang ng ating kalayaan. Walang itinutulog halos sa boong magdamag upang huwag magkulang munti man sa yinakap na tungkulin.

Kaya't malaki ang ipinagbago ng kanyang katawan, nanliit ang mga bilugang bisig, nanagpis ang mukha, ang binurok na pisngi ay namutla ng isang pamumutlang bangkay at nanlalim ang mapupungay na mata.

Hindi mamakailang binawalan siya ng mga manggagamot sa malabis niyang paglalamay, subali't ang lahat ng yaon ay pinawalan niya ng kabuluhan at patuloy din

sa wari'y kinahiligan nang pangangalaga sa mga may sugat.

Isang araw na patangpata ang katawan ni Miling dahil sa magdamag na di pagkakatulog ay minarapat niya na maglibang na sumandali.

At nagliwaliw nga sa labas ng bukid.

At nagupuupuan sa ilalim ng isang mayabong na puno ng mangga.

Nagpaparaan doon ng puyat at upang huwag mainip sa kanyang pagiisa ay sandaling nagawit:

Buhay ay payapa sa silong ng langit
buhay ay masaya at walang ligalig,
ng dalawang pusong kalong ng pagibig.

Buhay ay dalita at matinding dagok
noong kamatayan, sa pusong may lunos
na nangulila sa pinakaiirog.

Buhay ay luwalhati sa piling ng giliw,
Buhay ay masaklap, kapagnaninimdim
lalo't kung ang sanhi'y sa sinta ang dahil

Buhay ng ulila'y walang kasing hirap
sa araw at gabi, luha'y nalalaglag
at pawangpighati ang kayakapyakap.

Buhay ay hinagpis, mapait na dita,
aló ng ligalig, hampas ng sakuna
sa pusong sindal na sa laging pagluha.

Sandaling nagtigil.

Nalungayngay ang ulo sa puno ng kahoy at malayang bumalisbis sa dalawang mata ang mapapait na luha na kumakamandag sa kanyan buhay.

Isang piping sandali ang namagitan a isang malalim na hibik ang nasnaw sa labi ng kulang palad.

At . . isa pang himutik at isang:—¡Ay German!.,..—ang napailanlang sa himpa- pawid.

Sa gayong kalagim na anyo siya inabot ng isang kakilalang ihinatid doon ng katala- gahan.

Natigilan ang bagong dating.

Napatanga ang dinatnan.

At . . . . . . . . . . .

—Mang Doro!?.....—ang pamangha ni Miling.

—Miling—ang bati at tugon naman —diyata at kayo?.... di kaya ako namamali —ang dugtong pa.

Hindi umimik si Miling.

—Mabuti at nakita ko kayo—ang habol ng Doro.

—Bakit po?...—ang maalinlangang tanong, nguni't punongpuno ng nasang agad mataho ang layon ng gayong bigkasin.

Naino nitong una na siya ay nabigla kaya't ang mahinahong sabi:

—Mabuti rin aling Miling na ang dating magkakilala ay magkita maminsanminsan.

Lihim na pinahid ng babai ang bahagya pang bakas ng luha na nakintal sa kanyang mga pisngi at saka ngumiti ng isang ngiting pilit na pilit

Pinagmalas ni Doro ng isang makabuluhang pagmamalas ang gayong anyo, hindi umimik at ang bulong:

—"Bayaan natin siyang mamighati pa, upang magibayo ang kanyang luwalhati kung matalos ang taglay kong balita."

—May ibang kahulugan ang binigkas ninyo—ang pahiwatig ni Miling makalipas ang ilang sandali, at ang tanong.—May kailangan ba kayo sa akin?

—Mayroon at wala—ang paiwas na sagot.

At pinahatdan ang kausap ng makahulugang titig.

Lalong napamaang si Miling, ibig na basahin sa titig na yaon ang kahulugan ng mahihiwagang pangungusap ng kaibigan; kumaba ang dibdib, nagalinlangan at iba at ibang sapantaha ang nagsalimbayan sa kanyang isip.

—Anó pong mayroon at wala—ang mapiling usisa—sabihin na nga ninyo agad.

Nagwalang kibo ang tinanong.

—¿May kailangan ba kayo sa akin—ang tanong na muli ng babai.

—Mayroon nga sana.

—Ano yaon? Bakit di ninyo sabihin agad? At umasa kayo na kung kaya ko rin lamang ay di kayo magdadalawang salita.

—Maraming salamat aling Miling, talagang gayon ang pagasa ko, nguni't wala naman akong ano pa mang kailangan, may ibabalita lamang ako.

—Ano pong balita yaon?

—Mabuting balita, at marahil ay ikasisiyang loob ninyo.

—Anó lamang eh!—ang samo at tanong ni Miling, at lalong lumakas ang kaba ng

dibdib, at ang alaala sa nawakawak na kabiyak ng puso ay biglangbiglang tumugtog sa kanyang diwa.

Nanariwa na namang muli ang kanina ay naging sanhi ng kanyang pagluha.

Hindi matutuhan ni Doro kung saan sisimulan ang pagbabalita, at ang sabi.

—Ipinahihintulot ba ninyo na makaupo akong sandali bago simulan ang aking taglay na balita?

Bilang tugon ng babai ay umisod ng bahagya at binigyan ng puwang na mau upan ang kaibigan.

Umupo si Doro.

At saka sinimulan ang pagbabalita.





X.

KABANATA

# ANG BALITA NI DORO.





SINABI ko, na mayroon akong ibabalita sa inyo, ngayon, ibig ba ninyo na akin nang simulan.

—Manong huwag na kayong magpaligoyligoy—ang samo ni Miling

—Huwag kayong mainip, pasasaan ba iyan, pahabahaba man ng prusisyon sa Simbahan din ang urong.

—Ipatuloy ninyo—ang saad, at ipinahalatang siya'y naiinip na at di niya ibig ang gayong hawig ng pagbabalita.

Nagpatuloy si Doro.

—Kung sakali kaya na sabihing ko, na aking nakita ang isang taong pinakamamahal ng iyong puso!,...,.—at pinagmasdan ng isang makabuluhang tingin ang kausap na

wari baga'y ibig sabihing: "Di baga ninyo mahulaan kung sino ang tinutukoy ko?"

—Anó ang inyong sinabi?—ang halos mapatindig na tanong nito

Hindi nakatugon agad si Doro.

—Anó ang inyong sinabi, anó lamang eh?—ang mapiling usisa ng babai.

Nagkunwang di naaalumana ang pag-uusisa ng binabalitaan at ang patuloy:

—Kung sabihin ko kaya sa inyo, na nakita ko si German nakapanayam ko, nakasama kong ilang araw.........

Binusan ng malamig na tubig ang nakatulad ni Miling ng mapakingan ang pangalan ng asawa, hindi nakapagpigil, biglang hinadlangan ang kausap at ang samo:

—Huwag ninyo akong pahirapan, mang Doro!. ... maawa kayo sa akin!....

—Hindi ko kayo bininibiro, si German ay.........

—¡Diyata!.......—ang hibik at di na binayaang matapos ang sasabihin nito, at biglang nabakas sa kaniyang mukha ang dalawang uring damdamin. Hindi niya mapagsiya kung tuwa ó lungkot ang kanyang dinadanas, nanlulumo ang puso, sa pagaa-

kalang baka may sakunang dinadanas, ang kanyang giliw kung kaya di nito kasama. At nagtatalik ang kanyang kalolwa, pagka't wari bagang nababa-naagan niya ang maaliwalas na bukas ng kanyang kapalaran.

—Manalig kayo—ang patuloy ni Doro—Si German ay narito, malusog ang katawan, wala anó mang sakit at kayo na lamang ang laging inaalaala.

Naibsan ng sákit ang kaawaawang si Miling, parang isang malaking subyang ang nabunot sa kanyang puso, para siya naakyat sa langit, nguni't di makakibo; parang naaalimpungatan, parang nanaginip

At napiping sumandali ang dila sa laki ng katuwaang tinamo

—Magkasama kaming nagtulong ng paghanap sa inyo na may dalawang buwan, at..... ....

—Saan siya naroroon?..... Bakit di ninyo kasama?....—ang bulalas ni Miling.

—Nagkahiwalay kami ng tanggapin ko ang pagpapasundo ng aming pamunuan pagka't ayaw siyang lumayo ng Maynila at nagbabakasakaling kayo ay makita.

Nang marinig ni Miling ang gayon ay biglang nakintal sa mukha ang bangis ng

pighati. At muli na namang dinalaw ng lunos, gayon ma'y nagpigil din at inantabayanang matapos ang nagbabalita

—Makailang araw ay nagsumangan ang Amerikano at Pilipino - ang patuloy ni Doro.

—Kung gayon?—ang tanong ng babai na nanginginig ang tinging.

—Ako ay di na nakabalik ng Maynila at sinasapantaha ko na siya ay nakulong doon.

—¡Diyos ko!. ..—ang puno ng hapis na buntong hininga ni Miling.

—Subali't may salitaan kami na kung sa loob ng isang lingo ay di pa ako bumabalik ay sa Pasig niya ako hanapin pagka't doon ililipat ang aming "compañia"

—Kung gayon ay bakit kayo naririto ngayon?

—Sinabi ko na sa inyo na inabot ako ng gulo, at ang aming compañia ay di na nalipat sa Pasig; at kahapon ng umaga ay dumating kami dito upang umubuloy sa ating mga kapatid.

—Samakatwid ay naiwan ninyo si German sa Maynila, at maari na ngayon ay na sa Pasig at kayo'y pinaghahanap?—ang makatwirang usisa.

—Gayon ang palagay ko, pagka't buhat noon ay may mahigit ng isang buwan ang nakalilipas, at...... maniwala kayo aling Miling, na kung di lamang ako magkukulang sa aking tungkulin ay pinaroonan ko na sana siya.

—Saan?.......

—Sa Pasig; at paghahanapin ko siya magpasaan man, pagka't buhat ng kami ay magkahiwalay ay di ako matahimik, na parang tunay na kapilas ng aking puso ang nawalay sa akin, hindi ko malaman kung bakit namahal ko ng gayon na lamang, na mandin baga ay di ako masiyahan sa ano mang ligaya kung di ko siya maibahagi.

Isang malungkot na ngiti ang pangahas na tumanan sa mga labi ng babai.

Nagpatuloy si Doro.

—Tunay, aling Miling, maniwala kayo, si German ay para kong tunay na kapatid; magbuhat ng kami'y magkita ay di na kami nagkahiwalay, at inari kong palad ko na ang siya ay laging kasamahin, subali't ang tadhana ay napakalupit, at ito ang gumawa ng mga balakid na naging dahil ng aming pagkakahiwalay..... ¡Oh.... Anangki, Anangki!... —ang himutok na bilang wakas sa pagsasalita.

Isang malalim na buntonghininga—ang bilang itinugon ng babai.

At malaon silang hindi nagkaimikan

Nanganganib si Doro na baka ang inakala niya na kasayahang tatamuhin ay naging subyang sa puso ng kulang palad.

Samantala ay di naman makakibo itó; nagsisikip ang dibdib, nagkakabuhol ang hininga, at sunod sunod na piping pagdaing ang nagunnahan ng pagnasnaw sa mga puso.

Ibig niyan matalio agad ang kinahantungan ng palad ng giliw niyang asawa, nguni't di naman niya magawang bagabagin ang di pagimik ni Doro at pangalawa, ay nangingimi siya na baka lalong saklap ang dulot ng ibabalita noon, at saka tila hanggang doon na lamang ang natatalastas nito ayon sa mga huling pahiwatig.

Malaong nagkatinginan ang dalawa, at si Doro din ang bumasag ng katahimikan.

—Hindi ba kayo nasiyahan sa aking balita —ang pabiro, sa nasang malibang ang kausap at maparam ang maiitim na guniguni, subali't di gayon ang nangyarikung di lalo pa ngang nagulol ang mga dinaranas.

—¡Mang Doro!....—ang hibik at saka humagulhol ng iyak.

Natubigan si Doro, hindi maalaman kung anó ang hahawakan. Sa loob ng isang sandali ay kung makailang pinagsisihan ang pagkakabiro niya ng wala sa panahon.

—¡Aling Miling ..aling Miling. .. bakit kayo nagkakaganyan?—ang halos mapaiyak na tanong.

—Talagang ako ay kulang palad! ..

—Makiayon kayo.... lalo na't sa ganitong mga kataon na lubhang kailañgan ang lakas ng loob.

—¡Ay!.. .—ang muling hikbi ni Miling.

—Sukat na!...—ang payong sumasamo ng kaibigan na halos mawalat ang dibdib, at ang patuloy—kung ng mga nakaraang araw ay kinailañgan ninyo ang tibay ng loob ñgayon ay inyong dagdagan iilang araw na lamang ang pagtitiis, iilang araw na ang natitira at ang kapalaran ay yuyuyom sa inyo ni German.

—¡Mang Doro,.... lalo akong nalulunos ñgayon, pagka't nang tatamasahin ko na ang luwalhati ay biglangbiglang nawala.

—¡Hindi nawawala, aling Miling.

—¡Tunay na nga, subali't ang katulad ko ay isang nabagbag na nang makatanaw ng lupang kaliligtasan ay muling sinigwa!...

—Ang isang patak na tubig, aling Miling ay malaking lunas sa nauuhaw na puso.

—¡Aywan ko nga ba.... Hindi ko malaman kung bakit para akong naiinis, hindi ako makahinga, para akong dinadaganan ng langit ¡Diyos ko!... German!....—at nabuwal na bigla.

Nang makita ni Doro na hinimatay ang kanyang kausap ay nalito ang isip.

. . . . . . . . . . . . . . . . . . .

Nakaraan ang ilang sandali at agad bumalik sa binata ang sariling kalooban.

Tinunghayan ang hinimatay, at nang makitang pumipintig pa ang hininga ay boong pitagan binuhat, dahangdahang ibihaba sa isang malinis na damuhan, iniayos ang higa at sa gitna ng malabis na pagkainip ay inantabayanang pagsaulan ng hininga.

Subalit ng makaraan ang ilang sandali at di pa rin pinagsasaulan, ay dalidaling napatungo sa libis ag bukid, isinalok ng tubig ang suot na sambalilo, at tumatak·

bong bumalik, saka ihinilamos sa mukha ng hinimatay ang tubig na dala.

. . ; . . . . . . . . . . . .

Nahimasmasan si Miling

At ang unang nulas sa mga labi ng pagsaulan ng hininga, ay isang hibik at isang napakalagim na:

—¡Ay German.......

Sa mga pisngi ni Doro ay tumalikis ang dalawang butil na makikinang na luha.





XI.

KABANATA

# PAG-IBIG AT TUNKULIN



T,... . nagpaalam si Doro kay Miling. Ang una ay yumaong patungo sa kanilang himpilan. at itong huli ay naiwan doong putos dalamhati. Sakbibi ang puso ng di makurong alinlangan.

Ang lakas ng tungkulin at ang kapangi yarihan ng pagibig ay nagdidigmaan sa kanyang budhi Hindi niya malaman kung alin sa dalawang yaon ang kikilingan.

Ibig niyang hanapin ang kanyang asawa subalit ayaw siyang tulutan ng yinakap na tungkulin at mahigpit na tumututol ang sariling budhi.

Kung magpalumagak naman ay pinahi-

rapan siya ng hañgad na makita ang giliw na asawa, sumasamo ang puso, lumuluhog at mandi'y ipinakikiusap sa kanyang kalolwa na tulutan nang yaon ang mangyari.

At kung ang diwa'y ayaw pahinuhod sa daing ng puso ay lalong nanglulumo ang kulang palad.

—¿Paano na ako? ang tanong sa sarili Saan ako patutungo. Sino ang aking susundin? ... Ang atas kaya ng tungkulin o ang daing ng pag ibig?...,..

At di makaimik .. lalo lamang nalulumbay..,. lalong nahahapis.

Napasandig sa puno ng kahoy, nabadha sa kanyang anyo ang isang kapanglawang di mailalarawan ng alin mang panitik.

Nagkakadoop ang dalawang kamay na nakapatong sa dibdib, nakapako sa lupa ang tiñgin, ñguni't di na lumuluha, hindi tumatañgis.

Sindal na sindal na siya sa hirap at sampuo ng luha ay nagdamot na sa kaniyang mata.

¡Kaawa-awang alipin ng sakit!.... kulang palad na laruan ng anangkil.....

Malaong naiwan sa gayong malungkot na anyo.



Bayaan natin siya sa kandungan ng Hapis, at samantalang di niya malaman kung sino sa dalawang kapangyarihang nagtatalo sa kanyang budhi ang kanyang kikilingan ay sundan muna natin si Doro sa kanyang pagtungo sa himpilan.

Tungó ang ulo, banayad ang lakad, mapanglaw ang mukha at ang bawa't kilos ay naglalarawan ng pighati at kalungkutan.

Iniwan niya si Emilia pagka't nalulunod na ang kanyang puso sa nakikitang pagdadalamhati nito, di na niya makayang malasin pa, siya man ay ay nahihirapan din.

Nagtuluyan sa himpilan at pagdating doon ay biglang nalugmok sa unang upuang nakita.

Hindi niya malaman kung bakit tumubo at nagugat sa kanyang puso ang pagmamahal kay German, na sapol ng una niyang makapanayam ay itinuring na niyang parang tunay na kapatid.

Minamahal niya ang magasawa ni German kung kaya ang tiisin ng dalawang yaon ay para na ring kanyang sariling tiisin.

At ang madlang hirap na dinanas ng dalawang pusong pinasakitan nggayon na lamang ng malupit na tadhana ay nag sabay ng pagtimo sa kanyang diwa kung kaya gayon na ang kanyang pamamanglaw.

Hindi matumpakan kung anó ang gagawin. Kung paano niya malulunasan ang hirap ni Emilia at lalong di niya malaman kung papaanong paraan niya paaabutin kay German ang balita ng pagkakita niya sa asawa nito.

Ibig niyang mabihis ang dalawa niyang kapatid sa pagkaulila, ibig niyang kapwa madulutan ng luwalhati.

At itó ang suliraning di niya mahaka.

—Saan naroon si German—ang biglang tanong sa sarili.

Hindi niya masagot ang tanong na yaon.

Wari ay isang malaking bato ang nakadagan sa kaniyang dibdib, wari siyang naiinis, nahihirapan ng paghinga.

Biglang nagtindig sa kinauupang bangko.

Balisangbalisa ang loob. Hindi mapalagay,

Tuñgó ang ulo at nakatalikod-kamay na nagyao't dito sa magkabikabilang panig ng himpilan. Kinukuro kung anó ang dapat gawin

Iba't ibang paghahaka ang nagsasalimbayan sa kanyang isip; iba't ibang tanawin ang wari'y mga aninong nagdadaan sa kanyang harap ñguni't isa man ay wala siyang maisagawa.

Umupòng muli.

At hinaplos ng kanang kamay ang nanlalamig na noo na dinadaluyan ng malalamig na pawis, at nañgalumbaba.

Ilang sandali pa . . . . . . . . .

Tinawag ni Doro ang kanyang "asistente", at ang makapangyarihang utos:

—Ñgayon din ay patuñgo ka sa Pasig at hanapin mo yaong isang taong nagngañgalan German

At matapos maiulat ang lahat ng tandang pagkakakilanlan sa taong nasabi ay ang dugtong:

—Huwag kang babalik dito hanga't di mo natatagpo, at kung loobin ng Diyos na

iyong makita ay huwag mong iiwan; sabihin mong ipinakakakaon ko siya at may malaki akong kailangang di maaring ipagpaliban, at di naman maikakatiwala maliban na sa kanya. Hayo na, lumakad kang agad at huwag magpakabalam.

Ang inutusan ay yumaon na di man lamang nagusisa.





XII.

KABANATA

# "¡ABANCE MGA KAPATID!....."



SAMANTALANG patungo sa Pasig ang inutusan ni Doro upang hanapin si German ay pagukulan nating sumandali ng ilang talata ang mga kapatid na mga tagabundok na nagsibaba ng bayan sapol ng mapatatag ang pamahalaan sarili.

Buhat ng magsimula ang pakikidigma sa America, ang mga "ita" at "igorrote" ay malaking lubha ang naitulong sa himagsikan.

Sila ang nagsitalatag sa unang hanay ng paglalabanan, at noon ay minsan pa

nilang pinatibayan ang sinumpaang pakikiisa sa mga kapatid na binyagan.

Ang mga ita ay gumawa ng mga hukay na husto ang kanilang katawan at doon nangagsipapkubli ng naglalabanan na.

Subali't ang mga igorrote ay di nangagkubli, nguni't sa tuwing hahangin ang punglo sa malapit sa kanila ay sinasalag ng taglay na kalasag na tila baga mapipigil noon ang punglo ng kaaway.

Hindi nga nila napigil, nguni't nagawa nilang palihisin ang takbo.

Hindi kakaunting hirap ang idinulot ng mga taong yaon sa mga kaaway ng bayang Pilipino at lalong di kakaunti ang nanga patay nila.

Parang ibong nagliliparan ang palaso ng mga ita. na kung dumapo sa katawan ng sino man ay nagpaparanas ng gayon na lamang sakit pagka't ang mga palasong yaon, bagama't di sumusugat ng malaki ay naiiwan namang nakapako sa katawan at kung bunutin na ay iwinawalat ng pasalu. ngat na talim ng palaso ang laman ng may sugat.

Kaya't gayon na lamang ang ikinatakot ng mga amerikano, at makalilibo pang ibig

na bigla nang mamatay kay sa matamaan ng isang palaso.

At gayon din naman, di nawala sa tag. puang yaon ang maiigsing sibat ng mga igorrote, na animo'y mga langaylangayang na sumasalunga sa nagbabalag na punglo, at kung pumatak sa katawan ng sino man ay karakarakang nagdudulot ng kamatayan; paano'y may lason ang talim ng mga sibat na nasabi; mga masisidhing lason na kinukuha nila sa dagta ng mga halaman at sa bibig ng mga hayop na may kamandag.

Marami pang mga kagitingan ang naganap ng mga panahon yaon, subali't walang kinalaman sa kaysaysayang ito, kaya't huwag nating paggugulan ng panahon.

At balikan natin ang mga pangyayaring naiwan sa ika IX na kabanata.



Parang yinayanig ng malakas na lindol ang kublihang kinaroroonan ng di kilalang bayani.

Magpakalakaslakas man ng loob ay piiit mababalisa kung mamalas ang kalagimlagim nilang kalagayan.

Magkabilakabila ay naglalakihang guwan ang binuksan ng mga punglo ng kanyon ng kaaway.

Ang pagbuhos ng ulan ng tinga at apoy ay lalong sumasasal.

Nagpuputik na ang lupa sa danak ng dugo.

Nang makita ng ating bayani ang gayon ay lalong nagulol ang tapang, bumangis.

Lumabas sa kublihan, taas ang noo at lantad ang dibdib na humarap sa mga kaaway, at nanginginig ang tining na nagwika sa mga kasama;

—¡¡¡ Avance, mga kapatid !!!

—Avance . . . . . . . ! —ang sigawan ng madla at silang lahat ay lumabas sa mga kublihan, na wari baga'y ibig ng lusubin ang mga kalabang nagsisipagtago sa kampanario at sa kombento ng simbahan.

Uhaw na uhaw sila sa dugo, ang apoy ng paghihiganti ay naglalagablab sa kanilang mga dibdib, ani mo'y mga dayukdok na halimaw na nakakita ng sisilain. nalimot ang na sa harap na kapanganiban at walang ibang nagunita kung di ang pumatay, pumatay at maghiganti.

Pawang madugong hangarin ang naghahari sa kanilang budhi.

Pawang kamatayan at pagkasawi ang kanilang namamalas.

Maghiganti, pumatay at magdanak ng dugo ang kanilang adhika.

Na sa ibayo na ng tapang ang kapangahasang yaon, mandi'y pasiya ng nadidimlang kaisipan o dili kaya'y atas ng pagkabaliw.

At pagkabaliw na nga ng dahil sa pagibig sa lupang kinamulatan.

Samantala ay lalong sumisinsin ang ulan ng punglo.

Tanaw na tanaw sila ng mga amerikano, subali't ang mga ito, ay di nila makita, pagka't nagsisipangubli sa nagkakapalang bakod na bato ng simbahan.

At ang mga kaaway ay nagpasasa ng pagtudla sa mga kulang palad.

Isang walang pitagang punglo ang pangahas na sumugat sa ating bayani.

Tinamaan siya sa puno ng balikat na kaliwa.

Nang maramdamang siya'y nasugatan ay parang pinagsiklaban ng poot. At nag-

paputok ng walang tigil hangan sa naubos ang lahat ng taglay na punglo.

At isa pang punglo ng kaaway ang naglagusan sa kanyang hita.

Sandaling napakalagim ang yumaon

Samantala ay untiunting nanghihina ang ating bayani. Nagdidilim na ang mata at parang nauupos na kandila.

Nabitiwan ang hawak na sandata, tinutop ng kanang kamay ang sugat sa balikat, na binabalungan ng masaganang dugo datapwa't ang nanglalatang katawan ay di na makayang pigilin ng may sugat niyang paa; ibig ng malugmok.

Subali't aniya pa:

—¡Ayun ang isa..... barilin ninyo,

At bago nabuwal ay nasiyahan pa ang loob sa pagkakitang ang itinuro niyang kaaway ay patay na bumulagta.

—¡Avance!.. ... ...—ang muling sigaw, at saka parang tinibang nabuwal sa lupa.

Isang kawal ang dalidaling lumapit dito, pinuluputan ng kung anong basahan ang mga sugat, at ng mapigil na ang pagbalong ng dugo ay pinasan ang nasawi at ilinayo sa pinaglalabanan.

Sa kinatatakbo ay napalayo sa bayan at humantong sa isang malawak na palayang walang tanim.

At nang nanglalata na, nang hindi na makahakbang ay iniibis ang pasang may sugat.

Pinakiramdaman kung buhay pa.

Tumitibok pa ang puso.

Pinagaagaw ng may sugat ang buhay na pumapanaw at humahagak naman sa pagod ang nagpasan.

At upang makapagpahingang sumandali ay lumupasay ito sa damuhan, kinalong ang may sugat at marahang hinaplos sa mukha.

Idinilat ng may sugat ang mga mata na parang naalimpungatan at ang marahang hibik.

—¡Miling! . . . . .

At samantalang ang lahat ng ito ay nangyayari, ang inutusan ni Doro ay pagalagala sa Pasig na hinanap si German.





## XIII.

## KABANATA

## ¡GERMAN.... ASAWA KO....!



ANG araw ng kasalukuyang tinatahak natin, si Tomas, kasama ng dalawang kabayuhan ay nagbabagtas sa mga gubat ng Lalaguna na patungõng Malolos upang maghatid ng isang mahalagang liham sa kalihimang digma.

Magdadapit hapon na, nang ang magkakasama ay sumapit sa bulubundukin ng Teresa at bagama't nagsisihagak na ang kanilang mga kabayo ay ipinatuloy din ang

pagbagtas parang upang kung maari ay sa kabayanan na sila abutin ng dilim.

Sinamantalá nga ang kaunti pang liwa, nag at lalong nangagpatulin ng pagpapatakbo ang tatlong magkakasama.

At may isang oras pang nagpatakbuhan.

Sa kanilang pagtutulin at sa isang malawak na palanas ay natagpo nila ang dalawa kataong nakahandusay sa lupa.

Ang isa ay may dalawang sugat sa katawan, at ang pangalawa ay nagbabadha ng isang labis na gagkahapo.

Kapwa nasa kandungan ng mapagkalingang si Limot. Ang una ay walang malay tao, baga ma't ang tibok ng puso ang di tumitigil at siyang naglalahad na sa loob ng katawang yaon ay may buhay pang tumatahan; ang huli ay mahimbing ang tulog.

Ang dalawang ito ay dili iba kung di ang bayaning nasugatan at ng kawal na nagligtas sa kanya.

Pinigil ang magkakasama ang pagpapatakbo.

Sabaysabay na nagsiibis sa kanilang kabayo.

Linapitan ang dalawang nakahandusay. Nakita nilang may buhay kapwa.

Ginising ang natutulog; datapwa't di pa halos nakababangon ay muli namang nasubasob sa damuhan.

Isa sa magkakasama ang lumigis sa palad ng kung anóng damo at itinapal sa mga sugat ng may sakit,

Nahimasmasan ang may sugat.

Subali't ang kasama nito ay natutulog pa rin, patuloy ang paghihilik. Hindi maigulapay ang katawan sa laki ng pagod, hindi magisingisng.

May isang bagay na dinukot si Tomas sa kanyang lukbutan at ipinaamoy sa nahihimbing.

Nagulantang itong bigla.

Makailang sandali ay bumangon na pupungaspungas, na wari natutulig sa putukan at biglang kinalong ang may sugat na tangkang itatakbo.

—Huminahon ka kasama—ang pigil ni Tomas.

Natigilan ang bagong gising.

Ilang sandali ang nakaraan at saka pa lamang nagliwanag ang isip ng naalimpungatang kawal.

At matapos gawin ang mga unang kai-

langan sa gayong kataon ay iniangkas sa kabayo ang dalawa, upang ipatuloy ang nabalam na paglakad, datapwa't ang mga kabayo ay hapong hapo na at sila naman ay gayon din kaya't doon na sila nagparaan ng magdamag.

Nagsiibis silang muli.

At matapos mailatag ang taglay na mga kumot, ay pinagiging ihiniga sa isang panig ang may sugat at sila ay nagsipingsiping ng upo sa kabilang dako.

Laganap na noon ang kadiliman.

Kaya't minagaling ng magkakasama ang magpaningas ng isang sigá, upang magkaroon sila ng liwanag at malabugaw naman ang mga niknik na naglipana doon.



Payapang yumaon ang magdamag.

Hindi pa halos namumuti ang silanganan, nang sina Tomas ay muli na namang nagbabagtas ng mga parang kasama ang dalawang bagong kilala.

Maghapon walang tigil na paglalakad ang nakayaon, hanggang sila ay sumapit sa isa

sa mga bayan ng lalawigan ng Bulakan.

At ang unang ginawa pagpasok ng kabayanan ay humanap ng isang duyang mapaghihigan sa may sugat upang ito ay huwag lubhang mahirapan. .

Nakakuha ng kinakailangang duyan.

Iniayos na maigi ang may sugat, tinabingan ng isang kumot na puti na malayang ihinandog sa kanila ng isang maawaing mag-anak, at pinagtulungtulungang pasanin hanggang sa sumapit sa isang bahay gamutan ng mga kawal na may sugat.

¡Kay gandang tanawin ng namalas ng sandaling yaon!....

Ang pagkakapantay at wagas na pagiibigan ng magkakalahi ay siyang nanagano.

Apat silang nagkakatuwang ng pagpapasan sa isang kapatid na sinawi ng mga punglo ng dayong kaaway, apat na bisig ng lahi na naglalarawan ng iba at ibang anyo Samantalang bilad na ipinamalas ng nagligtas sa sugatan ang kaabaan ng uri at kahirapan ng isang kawal; sa ilalim naman ng pinga ni Tomas ay nagkukubli ang "galon" ng isang pinuno, at sa mangas ng dalawang kasama nito ay namumukod ang

palatandaan ng pagkakaagwat ng kalagayan ng isa at isa, subali't ng mga sandaling yaon ay naparam ang pagkakatangitangi at walang nalantad kung di ang dalisay na pagmamahalan, at pagkakapantaypantay.

Mahabahaba rin ang kanilang nalakad bago sila nakarating sa pagamutan.

Malayolayo pa'y natanawan na sila kaya't pagbungad nila sa bahay gamutan ay agad silang sinalubong ng mga "Cruz roja" at ng manggagamot

Itinuloy sa itaas ang may sakit upang ang mga sugat ay makapitang ng lunas na kinakailangan.

Datapwa't...... ¡Laking pagkamangha ng lahat!.. ..

Nang buksan na ang nakatatakip sa may sugat ay isang mariing tili ang narinigig, buhat sa kalipunan ng "Cruz roja" at isa sa mga yaon ang patakbong dumaluhong sa nasa duyan at ang napakalungkot na hibik na nalunod sa lalamunan at di nakanasnaw sa mga labi

—¡German ...... asawa ko!......

At humagulhol ng iyak.

Hindi pa nasiyahan sa gayong pagbu.

bulalas ng dalamhati, yinakak ang walang malay-taong may sakit, at walang pangiming ginawaran ng isang matimyas na halik ang pisngi ng may sugat

Malaong lumagi sa gayong, at ng itaas ang noo ay naiwang pigta ng luha ang mukha ng giliw na asawa.

Samantalang lahat ay natitilihan, wala isa mang nakapangahas gumambala sa katahimikang sandaling naghari: isa at isa ay tumatanong sa kanyang sarili kung ano ang kahulugan ng gayon nilang namamalas; kung sino ang sandatahang yaon na ang anyo ay naglalarawan ng labis na kahirapan at kung bakit gayon na ang pagkagulat na tinanggap ng dinatnan si Miling

Namalikmata yata si Tomas, nawalan ng loob sa nakita, pagka't si Miling ay di niya nakilalang agad at noon nga lamang mapasigaw at dumulog sa may sugat ay saka niya nakilala, at noon lamang niya sinapantaha na ang may sakit pala ay dili iba at si German.

Hindi pa pinagsasaulan ang may sakit.

Ang manggagamot ay malumanay na lumapit kay Miling banayad itong itinulak at aniya:

Huminahon kayo, di naman mapanganib ang sugat.

At si Tomas ay lumapit sa putos dalamhating babai at ang bulong:

—Aling Miling, makiayon kayo sa loob ng Maykapal

Lalong nahapis ang kulang palad na si Miling, natulad sa dalawang batis ang kaniyang mata, at nang wala ng ipagtiis ay biglang hinimatay.

Pinagkaguluhan siya ng mga kasamang "Cruz roja".

Nagisa ang manggagamot sa piling ng may sugat na di malaman kung anó ang gagawin; kung ang babai muna ang abuluyan at ipagpahuli na ang may sugat ó kung ang may sugat ang unahin at ang hinimatay ay ipaubaya na sa kalinga ng mga kasamahan

Si Tomas ay parang napatda sa kinatatayuan, walang malamang hawakan ang iba, lahat ay nagulo, at ang lahat ay walang nagagawa.

Samantala ay idinilat ni German ang mata at ang sigaw:—Ayun.... barilin ninyo..

At muling pumikit.

Nahihibang ang kulang palad.



XIV.

KABANATA

## ¡MILING!.... ¡GERMAN!....



NANUMBALIK na sa dati ang nagambalang katahimikan ng Bahay-pagamutan, at ang hiwagang sandaling naghari ay nalinawan na ng lahat.

Pinagsaulan na ng diwa ang asawa ni German.

Si Tomas ay nakayaon na, at kasalukuyang ipinagpapatuloy ang pagganap ng tungkulin.

Ilinipat ang may sugat sa isang maaliwalas na silid, matapos magawa ang pagkuha ng naiwang punglo sa sugat sa hita.

Pinagkaisahan ng lahat na si Miling ang papagalagain sa may sakit yamang siya lamang ang tanging makatutupad sa mga gawaing di magaganap ng iba, at upang mapairugan ang kanyang isinasamong siya na ang magaalaga.

Kinagiliwan si Miling ng lahat ng kanyang mga kasamahan; mahal na mahal sa manggamot at ang pagkakalinga sa kanya nito ay tulad sa sariling anak, kaya't si German ay itinangi at di isinama sa ibang may sakit, bagama't ang kalagayan nito ay isa lamang hamak na kawal sandatahan, at buhat noon, ang ating "Cruz Roja" ay di na inatasan ng iba pang gawain, subali pa nga, na pawang pagpaparaya ang ipinamalas sa kanya upang maibsan ang kanyang malaong pagdadalamhati, at upan ding ang lahat ng sandali ay magugol niya sa pagaalaga sa kaniyang asawa.

Malaking ginhawa ang tinamo ng kanyang puso ng ibalita sa kanyan siya ang magaalaga sa may sakit hanggang sa ito ay gumaling, nguni't, kasabay naman noon ay tumimo sa kanyang dibdib ang malupit na agam agam: ¡Baka pa kaya di na makatawid ang kanyang giliw!......



Magiikasampuo ng gabi.

Lahat ay tahimik, at maliban sa maminsanminsang pagdaing ng mga may sakit ay wala nang mapapakinggan.

Si Miling ay malungkot na nakaupo sa piling ng malubhang asawa.

Binabakas sa mukha nito ang masayang kahapon ng kanilang palad at waring ibig masinag doon ang mga hirap na sinapit ng giliw, upang lapatan ng lunas sa haharaping panahon.

Samantalang si German ay inaapoy ng lagnat, namumulang animo'y saga ang mukha, parang nagbabaga ang boong katawan.

Nagulantang na bigla, idinilat ang mga mata.

At kay Miling ay parang nabuksan ang pinto ng langit ng mga sandaling yaon.

Subali't, ang pagdilat ni German, ay di man nagpukol sa kanya ng isang titig, kung di isang libat na tingin, at muling pumikit. Hindi pa nakakakilala ng tao

At kung may isang mapagmasid ay makikita na ang kasayahang nakintal sa mukha ni Miling ng si German ay dumilat ay isang iglap lamang na tumagal at dalidaling naputos ng lambong ng pighati.

Dalawang butil na nagkikinangan luha, na parang hamog na galing sa langit ang tumanan sa mga mata ng sawing palad, at pumatak sa linalagnat na pisngi ng may sakit.

Idinilat nitong muli ang mga mata at ang sabi:—Salamat kaibigan ko... salamat.. maga̲ganti rin kita...

Balisang balisa ang may sakit.

Sa mukha nito ay biglang nabadha ang isang mahiwagang kasiyahan. Ang mga kamay ay masiglang itinaas at ikinawag sa hangin na animo'y lumalangoy sa kalautan ng dagat, at ang inuulit.

May awa ang Diyos. .. paalam na.... salamat .... magaganti rin kita.... (1)

Si Miling ay di halos humihinga, nag sisikip ang dibdib, ibig ng sumigaw at humingi ng abuloy.. ...

Hindi niya mawatasan ang mahihiwagang pangungusap ng giliw.

---

(1) Basahin ang ika XI kabanata ng "Ulilang Kalapati".

Tumigil ng kakakawag ang nahihibang Humihingal na, pagod na pagod, abot abot ang hininga.

Ang naglalamay na asawa ay wala ng pagkasiyahan, katulad ng may sakit na mabilis din ang tibok ng puso.

Malalalim na buntong hininga ang nagkasabay na nulas sa kanilang dalawa at . .
—¡Malaya na ako!.... ang hibik ng may sakit

Nagugunita marahil ang sinapit niya ng siya ay mapadpad sa pulo.

At sandaling nakatulog.

Makailang saglit ay dumilat na namang muli. Ipinako sa nagaalaga ang tingin at saka ang bulong.— ¡Miling..... Miling!...... Ulila kong kalapati. .... .

Nakahinga ng maluwag ang abang sakbibi ng dalamhati.. . tinawag ang kanyang pangalan.... ..

—Salamat... Diyos ko!...—ang nabigkas·

Ibig nang yakapin ang asawa at tumbasan ng pagaaruga ang pagkakatawag sa kanya, at kung sampung kapanganiban lamang ang nakababalakid ay tinawid na disin upang malapitan lamang. Ang tumatawag sa kanya ng gayon.

—¡Ulilang Kalapati! Kay tamistamis na palayaw....—ang bulong.

At ..·. . . . . . . .

Subalit, ng ang malinis niyang labi ay idadampi na sa pisngi ng giliw, ay siyang pagtataas nito ng kamay at biglang biglang nagbàgo ang anyo ng mukha

Nabadha ang larawan ng pagkapoot.

—Mga malulupit! .—ang malakas na sigaw—di pa sukat ang ako'y inyong pina hirapan, di pa sukat ang ako'y itinapon, kung di pati ng huli kong pagasa ay tinupok pa ninyo at ginawaang abó . Ah... mga walang kalolwa.

At nalungaynguy ang ulo.

Sandali na namang natahimik.

Samantalang ang mukha ni Miling ay nagbabagobago ng kulay, iba at ibang tanawin ang parang aninong nagdadaan sa kanyang harapan, bawa't sandali ay ibang uring damdamin ang dinadanas ng kanyang puso. Minsang mamulang tila siga ang mukha at minsa'y namumutlang ani mo'y bangkay.

Tumatahip ang dibdid, ang kaba ng puso ay abot abot

Waring nabibitin sa dulo ng isang buhok ang kanyang hininga.

Hindi makakibo.

—¿Ano kaya ang kahulugan ng lahat ng ito?—aniya sa sarili.

Di kaginsaginsa ay nagisin na naman si German, itinaas ang kamay at ang boong lakas na sigaw. Sigaw na nakagulat sa ibang maysakit:

—¡Mabuhay ang Kalayaan . ! ¡Mabuhay ang Pilipinas.. !

Sandaling tumigil, ang tingin ay pinalibotlibot sa apat na panig ng silid at ang patuloy: ¡Avance,.. mga kapatid .. Sa ibabaw ng bangkay natin sila daraan kung magpipilit. . . ang kamatayan muna. . . Avance ...!

Patuloy ang nahihibang.

Sinapupo ng kanang kamay ang sugat sa balikat na kaliwa

At ang malumbay sa daing: -¡Diyos ko, ako ay nasugatan!...

At nawalan ng diwa.

Napatindig ang naglalamay at talagang hihingi na ng abuloy ng sa di kawasa ay muling dumilat ang may sakit.

¡Miling .. ang buntong hininga.

Napayapos itong bigla sa nakaratay na asawa, at ginawaran ng isang napaka lawig na halik ang linalagnat na pisngi.

Isang malaking subyang ang nabunot sa kanyang puso, at hibik din ang itinu gon sa buntong hininga ng giliw.

Mahabang sandali ang nakaraan.

Si German ay naidlip.

At si Emilia sa laki ng katwaan ay naidlip din, at sandaling iniwi sa kanyang sinapupunan ng mapagkalingang si Morfeo.

Nang maguumaga na, si German ay nagising at ang unang pañgungusap na nulas sa mga labi ay ang ngalan ng asawa.

—Miling...—ang punoñgpuno ng lam bing na tawag.

—German!—ang puspos naman ng pag irog na tugon.





XV.

KABANATA

# SI KAPITANG SELSO

AHABÀNG bahagi ng panahon ang matuling lumipàs.

Lubhang maraming bagay ang naganap sa pagitan ng panahong ipinagkasakit ng asawa ni Miling hanggang sa kasalukuyan.

Mga pangyayaring ang iba ay napasulat ng titik na dugo sa kasaysayan ng Pilipinas at ang iba ay natala ng mga gintong talata sa aklat ng Sangsinukob.

Magpatuloy tayo.

Si German at si Emilia ay kung saan saang lupalop itinaboy ag katalagahan, hanggang sa sila ay iniwan sa isang maliit na nayon ng bayang Gapang.

Isang maliit na bahay-bukid ang naging pugad ng kanilang pagiibigan ng panahong tinatahak natin.

Samantalang ang hokbong tagalog ay napipilan sa lahat ng dako, sunodsunod ang pagtatagumpay ng mga kalaban ng lahi; sa lahat ng tagpuan ay daigdaigan ang mga kawal tagalog, at kung malaginlin ay parang dahon ng halaman kung ginahasa ng unos.

Salat sa pagkain, at kulang sa kasangkapang magagamit sa pakikidigma, ang mga pilipino ay napilitang umurong ng umurong.

At noon nagsisimula ang pagsambulat ng hukbo ng lahi.

At natulad sa isang walis na napatdan ng buklod, sumambulat na lahat ang mga tingting.

Ang mga kawal pilipino ay nagkanikaniya na ng lakad at kung saansaang gubat nagsisipagtago.

Iilanilang pulutong na, ng mga bayani ang natitira na siyang matatapang na naki-

kidigma at ipinagtatanggol ang kalayaang ibig gagahin, at ang mga ito ang pinagdudumugan ng mga amerikano.

Si matandang Selso ay ipinakaon ng mataas na pamahalaan, na nàng kasalukuyan ay na sa Tarlak at ikinatiwala sa kanyang pangangalaga ang malaking bahagi ng pananalapi ng himagsikan, upang kalingain niya at ilayo sa kamay ng mga kaaway.

Gayon nga ang ginawa.

Isinakay sa labingwalong kariton ang lahat ng salapi, at kasama ng apat na pamunuan at dalawangpuong kawal na yumaong pàtungo sa Hilaga.

Si aling Trining ay kasamasama nila sa lakarang yaong. Ang matandang babai ay ayaw lumayo sandali man sa kanyang asawa at ang laging sinasabi kung sila ay nagkakausap.

—Selso, ibig kong doon na malibing sa kamamatayan mo, ayoko na ang bangkay natin ay nagkalayo pa ng libingan.

—Kung ano anong kalungkutan ang iyong naiisip—ang malumbay namang tugon ng lalaki.

—Hindi ko iniisip. Kung di naguguniguni ko na tayo ay di na mandin makababalik sa lakarang ito.

—Walin mo sa loob ang mga guniguni, at ikaw ay magsaya.

—Masaya na ako sa iyong piling—ang malambing na sagot.

—Para kang bagong kasal—ang biro ni mang Selso.

—Bagong kasal ako araw araw, ang palagay ko, kaylan man at di mo ako malilimot.

—Husto ka na niyan—ang salag ng lalaki, at kinurot sa pisngi ang asawa.

Ngumiti ito at saka ang patuloy—Nalalaman mo....

—¿Ano yaon?

—Nanaginip ako kagabi.

—Ng ano?

—Napanaginip ko si German

—Anó ang napanaginip mo—ang ma piling usisa.

—Napanaginip ko na si German ay dumating sa Maynila, tayo ay hinahanap at nang makita na ang bahay natin ay nasunog at tayo at si Emilia ay di matagpuan ay..

—Ay ano?

—Sumapi sa mga naghihimagsik.

—Mabuti:—ang pakiayon at nabadha sa

kanyang mukha ang larawan ng kasayahan, na dagling nabalot ng lagim.

—Subali't laking kabaliwan, pangarap lamang ay pinaniwalaan ko. Si German, ay namatay na sa kamay ng mga kastila—ang habol.

—Ano ang malay mo.

—Kailan man ay di nagkakatotoo ang panaginip.

—Nagkakatotoo rin kung minsan

Sandali silang di nagkaimikan.

—Si German.. —ang patuloy ng babae na halos mapaiyak—ay nabihag ng mga amerikano, at makaraan ang tatlong araw ay ipinabaril, at si Emilia ay namatay ng gutom....

—Husto na nga iyan—ang halang ni mang Selso—husto na iyan at wala tayong mapapala kung di ang malungkot.

—¡Ay! .. Selso....—ang hibik ni aling Trining.

—Ibahin na natin ang salitaan at ng malibang ka.

At makalipas ang ilang sandali ay kung saan saan na natungo ang kanilang paguusap.

*
**

Patuloy ang kanilang pagtungo sa Hilaga

Araw at gabi ay di sila magtitigil ng paglakad, at walang nakababalam sa kanila kung di ang mga sandaling pagpapakain ng kalabaw.

Naghahalihalili sila ng pagtulog upang huwag silang mapuyat na lahat at ng di rin sila mabulaga ng mga kaaway sakaling sila ay natitiktikan.

Laging may pinauuna silang mga taliba at gayon din nagiiwan sa huli, upang kung may panganib ay may makapagbalita agad sa kanila.

At isang madilim na gabi ng buwan ng Noviembre ng kasalukuyang taon ay dumating sila sa pagitan ng Tayug at San Nicolas ng lalawigang Pangasinan.

Sa bulubundaking yaon naganap ang nakalagim na pangyayari na siyang nagsambulat sa magkakasamang pinagkatiwalaan ng pamahalaang Pilipino upang mangalaga sa salapi ng himagsikan.





XVI.

KABANATA

# MAPANGANIB NA GABI



ADILIM na madilim ang gabi, wala ni isa mang bituin sa langit, matamlay ang panahon at uulan-ulan pa.

Hindi magkitang surutin. Napakapanglaw na gabi!...

Si mang Selso ay nagutos sa dalawang kawal na pumutol ng mga sanga ng saling at pinasindihan upang magkaroon ng liwanag.

Sumunod ang mga inutusan, baga ma't ang isa sa kanila ay bubulongbulong na sinasabi:

—Pagnagkalupit lupit ay ang liwanag na ito ang siyang magpapahamak sa atin.

Makailang sandali ay nagliliwanag na ang kaparangan.

Ihinanay nila sa isang dako ang mga kariton ng salapi at sa kabilang panig ay nagumpok-umpok ang mga pinuno upang magparaan sandali ng kapagalan.

Samantalang sa dako roon ay nagluluto ng pagkain ang mga sundalo.

Ilang sandali ang payapang dumaan.

Natapos ang paghahapunan at ihinahanda na ang pagpapatuloy ng paglakad ng sa di kawasa ay dumating na humahangos ang talibang iniwan nila sa huli at ang humihingal na saad.

—Na sa kalapit bayan na po ang mga amerikano.

Natigilan ang magkakasama sa kabiglaanan ng balita. Di malaman kung ano ang gagawin.

Si aling Trining ay nangatal ang boong katawan sa laki ng takot na tinanggap.

Malaong nagkatinginan ang apat na pinuno, samantala ay binabalangkas ni mang Selso kung ano ang nararapat niyang gawin.

Nawala sa gunita ng mga kawal ang

kahalagahan ng kanilang ginaganap na tungkulin at bawa't isa ay nagmunakala sa kanyang sarili ng mabuting paraan upang makatakas.

Ang sariling kaligtasan ang nagwagi sa kanilang budhi; at wala na kung di ang sa sarili.

—Tayo na po at baka tayo abutan ng habol—ang bulalas ng kawal na bagong dating.

At siya nilang pagkaringig ng tunog ng "coroneta" ng mga kaaway na nagtatakda ng pagpapatuloy ng paglakad.

—Ano ang inyong pasiya, Coronel Selso —ang tanong ng isa sa mga pinuno.

—Patayin, ang mga sulo ang utos.

—Ano po ang ating gagawin—ang salo naman ng tatlong pang kasamahan.

—Ipagpatuloy ang paglakad—ang big lang utos ng ama ni German at di tinugon ang mga naguusisa.

—Wala na tayong panahon—ang halang ng unang nagsalita.

—Ipatuloy ang paglakad—ang makapangyarihang utos.

—Gahol na tayo—ang sabay-sabay ng tatlong pinuno.

—Gahol na nga... Datapwa't...

—Hindi ba ninyo nauulinigan ang yabag ng dumadagasang kabayuhan na marahil ay may tatlong daang dipa na lamang ang layo sa atin ang tukoy na muli ng unang nagsalita.

—Maaring maligaw sila ng daan at tayo ay makapagpatuloy pa—ang sagot ni Coronel Selso

—Kayo ang mananagot!....—ang wari bala naman ng isa.

—Kung gayon?—ang makabuluhang tanong ni mang Selso at pinagmasdan silang lahat ng isang tinging nakapangingilabot.

At sa tulong ng bahagya pang liwanag na natitira ay nakita nila ang tinig yaon, at sino man ay di nakaimik.

Ipinatuloy ang paglakad

Nakaraan ang may isang oras na kinababakaba ng mga loob, at ang tumutugaygay ay naligaw nga ng landas.

—Ano ang inyong iniisip Coronel Selso —ang muling tanong—nguni't mabanayad ng paguusisa ng mga kasama

—Iligtas ang salapi ng himagsikan, mangyari ang mangyayari

—Nguni't paano?

—May awa ang langit—ang puno ng pagasang sagot.

At nagkatigilan na namang muli.

Di kaginsaguinsa ay sa darating ang talibang pinauna nila upang makimatyag sa daraanan.

—Na sa Tayug na po ang mga Americano. ..—ang pahangos na saad ng bagong dating.

—Ano ang iyong sinabi?

—Nasa Tayug na po ang mga Americano, at tayo ay nakukubkob na, wala na tayong madadaan; maliban na lamang sa tayo ay magisaisa, at magbagtas ng mga gubat at kabundukan ay walang salang di tayo mahuhuli.

Natubigan ang mga pinuno at lalo na si mang Selso. na sa lakarang yaon ay siyang sinusunod.

Wala nang inaantabayanan ang mga kawal kung di ang sandaling kanilang itatakas, at wari bagang ang sandaling yaon ay sumapit na, ang kulang lamang ay may isang magpauna upang silang lahat ay magsunod sunuran.

Isa sa mga pinuno ang bumasag sa katahimikan, at ang sabi:

—Kung inyong loobin ay dingin ang aking imumungkahi.

—Saan tayo makapagbabagtas?—ang tanong ni Coronel Selso sa kawal na ba gong dating, na di man alumana ang nagmumungkahi.

Wala sino mang sumagot at ang tinukoy ay tila di nakaringig.

—Saan gubat tayo makapagbabagtas—ang nakatutulig na tanong na muli.

—Diyan po sa dakong kanan, nguni't lubhang mapanganib—ang tugon ng tinukoy.

—Ipatuloy ang paglakad nguni't sa gawing kanan patungo—ang utos

—May palagay po ang isa nating kasama ukol sa ating tinatangkilik na salapi —ang halang ng isa.

—Saka na tayo magpasiya ukol sa bagay na iyan pagdating natin doon sa itaas —at itinuro ang taluktok ng bundok.

—Hayo mga kasama, tulinan natin ng kaunti—ang baling na saad sa mga kawal.

At ipinatuloy nila ang paglalakad sa lubhang mapanganib na daang yaon, at sa lihim ng masungit na kadiliman ng gabi.

Patuloy sila ng pagsalunga.

Sa diwa ni mang Selso ay nanagana ang pagkasabik na makarating sa isang pook na mapagtataguan ng di mabilang na kayamanang yaon, samantalang sa budhi ng isa sa apat na pinuno ay naglu lunggaang maitim na hangarin.

At ang mga kawal ay bulag na su musunod sa bawa't kanilang iatas.





XVII.

KABANATA

# ALIPIN NG TUNGKULIN

HINDI na tayo makapagpapatuloy— ang di kaginsaginsa ay isinigaw ng nangunguna sa lakaran.

—Bakit hindi?—ang tanong ni mang Selso.

—Sapagka't putol na po ang daan.

—¿Ano ang wika ninyo?

—Landas na lamang na daanan ng tao ang natitira, hindi na po natin maitutuloy ang mga kariton.

Nahintakutan ang matanda.

Natigil ang paglakad.

—¡Laking pagkasawi!. .—ang buntong hininga ni mang Selso ng matunayan ang sinabi ng nangunguna sa lahat

—Hindi na tayo makababalik at nasa likuran na natin ang mga amerikano—ang saad ng isang pinuno—pakingan ninyo ang alingawngaw na iyang buhat sa libis na siyang tunay na taga balitang nagsisipag-tayo na ng mga "tolda de campaña"—ang dugtong.

—At di rin naman tayo makapagpapa-tuloy pagka't walang madadaanan—ang salo ng pangalawa, na ang hawig ng pagsasalita ay tila baga ibig sisihin si mang Selso sa gayong mga pangyayari.

—Dito malilibing ang "doce pares"—ang birong may pasaring ng pangatlo.

—Magpasiya kayo mang Selso—ang ha-lang na muli ng nauna.

Hindi agad nasagot ang tumatanong, gulong gulo ang isip ng matanda, iba't ibang suliranin ang nagsasalinbayan sa kanyang budhi.

Samantalang si aling Trining ay ma taimtim na dumadalangin sa Diyos na ihi nihigi ng kalinga ang asawa niya't sampuo ng mga kasamahan.

—Magpasiya kayo—ang ulit ng tumanong.

—¿Sa ano?—ang parang namamanghang tugon, at ang tukoy sa mga kawal—dagdagan ninyo mga kasama ang pagmamasid at baka tayo nasusubukan.

—¿Kung ano ang gagawin natin sa salaping ito?—ang habol ng naguusisa.

—¡Diyos ko!... mahabag ka po sa amin —ang putos kalumbayang hibik ng babae.

—Dingin ninyo ako—ang halang ng pangalawang nagsalita.

Sa kanya napako ang tingin ng lahat, at wari bagang sa kanyang sasabihin matatagpo ang lunas sa kapanganiban yaon.

Nagsimula ang nagsalita.

—Yayamang napaloob na tayo sa ganitong kalagayan ay kinakailangan hanapin natin ang daan na tayo makalabas; ang salaping ito na ikinatiwala sa atin ay di dapat mapagayon lamang....

Ang pagsasalita ay sandaling naputol, at ang nagsisipakinging ay naiwan sa gitna ng mahiwagang pagmumuni

—¿Ano kaya ang naisip?—ang tanong sa sarili ng pang apat—na pinuno na hang-

gang sa mga sandaling yaon ay di pa lumalahok sa paguusap.

—Wala ng paraan na mailigtas natin ang salaping iyan—ang patuloy—dahil dito ay inaakala ko na mabuti na ang pakinabangan natin.

—Ano ang inyong sinasabi?—ang biglang halang ni mang Selso.

—Paghatihatian natin ang lahat ng salapi; ito na lamang ang pinakamabuting magagawa natin upang mailigtas ang bahagi man lamang kung hindi man ang lahat,

—Gayon nga ang mabuti—ang salo ng isa.

—Paghatihatian—ang taga ng pangatlo.

—Ang nagmamadaling matisod ay nauunanahan ng kasunod—ang paringig ng pang apat.

—Ang salaping ito ay hindi atin kaya't di natin magagawa na paghatihatian—ang makatwirang tugon ng matanda.

—Alin pa sa mapasakamay ng mga amerikano?

—Alin pa sa mapakinabangan ng ating mga kaaway?—ang pakiayon ng dalawa.

—Tila may matwid ang tatlo, nguni't

katwiran din naman ang sa matanda. Bakit nga naman niya pagpapasiyahan ang hindi niya ari?—ang bulong ng hindi nakikipagtalo.

—¡Loobin mo kaming maligtas—ang dalangin ni aling Trining.

—¡Hindi pakikinabangan ng ating mga kaaway!—ang paliwanag ni mang Selso pagkatapos makapagkurong sumandali.

—At sino po ang makikinabang?—ang may parungit na usisa.

—Dahandahan tayo ng paglakad at ang lupa'y hindi patag—ang payo ng hindi kumikibo.

—Papano ang inyong iniisip—ang panabay ng dalawa.

—Baka pa kaya magkagalit!—ani aling Trining sa kanyang sarili at sandaling natigil ang pagdadasal.

—Ibaon natin dito ang lahat ng pilak at ang mga salaping papel at ang mga kasulatan ay sunugin natin; di kung magkagayon ay may kanawanawa tayong magagamit sakaling muli tayong magtagumpay. Hindi kaya ganito ang lalong mabuti?

—Hindi natin magagawa iyan sa sandaling panahon.

—At marahil ay siyang maging dahil ng ating pagkapahamak—ang dugtong ng dalawa.

—Kung gayon!—ang maalimlangang tanong ni mang Selso.

—Gaya ng aking palagay—ang salo— Pagbahabahagihin natin, at tulutan ang lahat ng kawal na magdala ng kaniyang makakaya, at bayaang magisa-isa ng lakad, sa gayon ay mabibihis pa sa hirap ang mga kulang palad nating kapatid, hindi paki kinabangan ng kaaway at makaliligtas pa tayo at....—may idudugtong pa sana ang nagsasalita, nguni't hindi na natapos pagka't si mang Selso ay biglang tumugon ng:

—¡Hindi mangyayari!

—At bakit po hindi?

—Pagka't kung magkagayon ay magkakahiwahiwalay tayo at mawawalan ng lakas, at pagnagkataon pa ay ang salaping tataglayin ng bawa't isa ay siyang pagbubuhatan ng kanyang kamatayan.

—Hindi namin mawatasan ang inyong sinasabi.

—Lubhang mapanganib ang pagbabagtas—parang ng sino mang may dalang sa

lapi lalo na't nagiisa—ang patuloy ni mang Selso—Hindi ba ninyo alam na naglipana sa gubat ang mga manghaharang at masamang loob? ¡Ah!. . ang salapi ay mapag likha ng kasawian....

—Lalo namang di nararapat na magpalumagak tayo rito sa pagaaksaya ng panahon—ang pakli.

—Kung gayon ay simulan na natin ang paghukay.

—Gagahulin tayo ng pagiwas.

—Dalidaliin natin.

—Wala ng mabuti kung di ang bawa't isa ay kumuha ng kangyang madadala at maghiwahiwalay ng pagiklas upang kung ano't ano man ay huwag tayong matukol—ang ipinipilit ng nagmunkahing paghatihatiin ang salapi ng himagsikan.

—Hindi maari ang gayon. Hindi nararapat!... Wala sa matwid!...

—Ang kalooban lamang ng karamihan ang siyang dapat na galangin at kaylan ma'y hindi ang sa isa.

—Gayon ang nararapat—ang pakiayon ng dalawa, at saka ang tukoy sa kasamang di kasali sa pagtutungali:

—Ano ang inyong palagay?

—Sa ganang akin, ay ang makatupad sa kangyang tungkulin ang bawa't isa—ang sagot.

—Liwanagin ninyo.

—Gawin ang nararapat na mangyari.

—Samakatwid ay ang masunod ang ibig ng karamihan—ang sabad ng dalawa.

—Naringig na ninyo—ang paliwanag ng pangatlo.

—Hindi maari—ang habol ng matanda —Sisisihin tayo ng pamahalaan.

—Huwag tayong magabala. Gagahulin tayo sa panahon.

—Huwag, at pagnagkagayon ay susumpain tayo ng bayan—ang pasubali ng asawa ni aling Trining.

—Mababaw sa aking sagutin ang pagsisi ng pamahalaan, at bumagsak sa aking magisa ang sumpa ng bayan kung hidwa ang gagawin ito—ang sagot ng nangunguna sa tatlong magkakaisa ng adhika.

—Huminahon kayo mga kasama—ang dampot ng namamagitna.

—Hindi maari—ang nanginginig na bigkas ni mang Selso na halos magpaiyak na, —Huwag tayong maghiwahiwalay, ang salaping ito na ikinatiwala sa atin, ay da-

pat nating ipagsanggalang hanggang sa huling tibok ng ating hininga. ¡Mga kapatid!.... ngayon na lamang ang huling kataon ng ating paglilingkod sa tinubu ang lupa.

Si aling Trining ay di makapamagitna sa pagtatalong yaon, subali't handa siyang umabuloy sa kanyang asawa sa unang pangangailangan nito.

At ang mga kawal, buhat sa isang dakong malayolayo sa kinaroroonan ng mga pinuno, ay matiyagang nakikimatyag sa kilusan sa libis, kaya't di alumana ang pagtatalong nangyayari.

Samantalang sa libis ay maugong ang alingasngas.

—Lutasin na natin ang salitaan—ang muling taga ng nagmungkahing, paghatihatian ang salapi ng himagsikan.

—Kahalayhalay na maringig ng mga kawal ang ating pagtatalo—ang paiwas na sagot.

Ñangagpalitan ng tingin ang tatlo. At ang unang nagsalita ay napangiti ng lihim at aniya sa sarili: "May iniisip ang matanda.

Sandaling katahimikan.

Di karingatdingat ay:

—Bawa't isa ay lumigtas—ang utos ni mang Selso sa mga kawal, at sa sarili ay aniya.—Mabuti, na ang mauna, pagka't sino ang makapagsasabi na di nila mahihikayat ang mga ito (tinutukoy ang mga kawal.)

Yaon lamang ang inaantay ng mga nahihintakutang kawal, kaya't di na muling inulit ang paguutos at bawa't isa ay nagkanikaniya na ng pagtakas na kung saansang bulaos nagsusuut.

Pipigilin sana ng magkakaayon ang gayong utos subali't wala na, at nakaalis nang lahat.

Napagisa silang lima at si aling Trining.

—Ano ang ginawa ninyo—ang pagahasang tanong ng madalas magsalita.

—Ang ilihim ang pagbabaunan natin ng salapi—ang boong pusong sagot.

Napangiti na naman ang naghihinalang may iniisip si mang Selso at:

—Pinaalis ni Coronel ang mga kawal upang mapagisa tayo—ang parungit.

—Dahandahan kaibigan at baka kayo nabibigla; si mang Selso ay hindi nasisila-

sa kulay ng salapi at minsan man ay di naghangad ng ari ng iba, katulad ng ilan diyang nagmamalinis bago'y nakagumon sa lusak.

—At, may palagay kayo?—ang salo ng kausap.

—Kailan man ay di ako nagpalagay ng masama sa kapwa ko tao, datapwa't, sa ibayo ng lahat ay ang pagpapakadangal muna ang dapat nating sikapin.

—¡Kaiingat kayo ng pagsasalita.

—Wala akong masamang sinasabi lamang ay inuulit ko na huwag nating dungisan ang ating puri Lubhang marami ang nasisira ng dahil sa salapi.

—¡Coronel Selso.....

—Paglubag mga kasama ang - pamanghik ng pangapat—pagka't wala tayong pakikinabangin sa mainitang pagtatalo. Ang lahat ay nakukuha sa hinay hinay.

Kung tayo ay di malilimutin, marahil ay makikilala natin ang taong yaon, na buhat ng magtalotalo ang apat ay wala ng inaligata kung di ang pagpapayo at pagpapalubag ng nangagaalimpuyong isipan.

Naaalala pa marahil natin ang pinunong katulong ng pagpapasan sa kay Ger·

man ng ito ay may sakit na dalhin sa bahay pagamutan.

Yaon ang pinunong ito

Subali't di niya nalalamang si mang Selso pala ang ama ni German, at minsan man naman, sa boo nilang pagkakasama-sama ay di naibuhay ng matanda ang ukol sa kanyang anak.

—Dito ay walang ibang susundin kung di ang linoloob ng karamihan, at kung kayo ay ayaw sa malubay na salitaan ay pilit kong ipatutupad ang ibig ng marami maging ito ay daanin sa gahasa—anang katuggali na di alintana ang nagpapayo.

At nagbunot ng revolver.

Ang dalawa ay gumaya sa nauna na nagbunot din.

—Gayon din ang palagay ko—ani mang Selso na nangangatal ang boong katawan sa laki ng poot—ang mga di masupil ng lakas ng katwiran ay ginagahasa ng katwiran ng lakas.

At nagbunot din ng sandata.

Nangatal ang boong katawan ni aling Trining sa laki ng takot at ang panghihina ang nanagumpay sa kanya, kaya di agad nakadalo sa asawa upang mamagitan.

at isang: ¡Selso!. ..—ang nalunod sa kanyang puso.

Samantalang ang pang apat ay parang nakapako sa kinaroroonan at hindi makaimik.

Isang katahimikang libingan ang sandaling naghari, at pati ng paghuhunihan ng mga kuliglig ay natigil.

Si Coronel Selso ang unang bumagabag sa kapanglawan at ang makapangyarihang saad.

—Walang masusunod kung di ako, pagka't ako lamang at di ang iba ang may kapanagutan sa salaping iyang ikinatiwala sa akin ng pamahalaan.

—¿At kayo ang mangangahas na lumaban sa pasiya ng marami?—ang nagngangalit na sigaw.

—Oo, ako nga!...—ang mapaghamong tugon.—Ako nga, at ang sino mang magbanta na gumalaw ng salaping iyan ng himagsikan ay madaling lilipat sa kabilang buhay.

—¡Pangahas!—ang sabay sabay ng tatlo na anyo ng dadaluhugin ang nagiisa.

—¡Mga lanuang!....—ang saiag ng pinunong kilala natin—hindi na kayo nangimi na magtulong sa nagiisa.

—Mga palalo!—ang sigaw ng matanda na anyong sasalubong sa tatlo.

Siyang pagdaluhong ni aling Trining, yinakap ang asawa at ang umiiyak na samo

—¡Selso!... Selso!.... Bayaan mo nang kanilang paghatihatian. Hindi ka magkukulang sa iyong tungkulin. Ginawa mo na ang lahat ng iyong kaya. Iyan ang kanilang ibig.... Sila ang mananagot.... Tayo na.... tayo na lumayo.... Bayaan mo nang gawin nila kung ano ang kanilang ibig. Halina Selso, halina, at baka pa tayo abutan ng habol, halina, halinang madali.....

—Huwag, Trining... huwag, ang tungkulin ko muna—ang agaw ng lalaki.

—Bayaan mo na Selso.... ang buhay mo muna bago ang lahat—ang luhog ng babae na binabatak sa kamay ang asawa.

—Trining!... ang kamatayan muna bago ang magkulang sa tungkulin—ang pakiusap naman, at nagpipilit na pumiglas sa pagpigil ng babae

—¡Selso!..—ang hibik, at humagulgol ng iyak.

Natilihan ang tatlong magkakaayon; at di kinukusa ay nababa ang mga kamay at ang bunganga ng mga revolver na na katuon sa Coronel ay tumungo sa lupa.

—Alang alang sa Diyos, mga kaibigan, magsipaghunos dili kayo—ang luhog ng matanda sa mga kasama.

Nabuhay na namang muli ang pagtatalo.

—Sumangayon kayo sa linoloob ng karamihan at nang tayo'y magkalutas.

—Wala kayo sa matwid.

—Kami ang nakararami.

Ang di nakikisali sa pagtatalo at pai wang pamamagitan lamang ang ginagawa ay pumagitna sa nangagkakagalit at ang sabi:

—Mga kaibigan: Bago ang lahat ay dapat muna nating malaman, na hanggang sa mga sandaling ito, tayo ay mga kawal pa at dahil dito ay wala tayong dapat na isagawa kung di ang pailalim sa kapasiyahan ng ating pinunong kinikilala. Si Coronel Selso ang pinagkatiwalaan ng pamahalaan na mangulo sa lakarang ito, at ang sino mang lumabag sa kanya ay hindi sa kanya lumabag kung di sa pamahalaan. Kaylan pa man at di siya nagpapakahidwa ay tungkulin natin ang sumasangayon. Inuulit ko mga piling kaibigan, kawal tayo. at na sa ilalim ng isang pamamahala.

—Walang susundin kung di kami—ang nagmamatigas.

—Si Coronel Selso ang dapat na sundin.

—At kayo naman?—ang nagbabalang tanong.

—Alipin ako ng aking tungkulin. Ako ay kawal at sapagka't gayon ay napailalim ako sa ating puno

—Ang puno ay ang karamihan.

—Hindi lahat ng linoloob ng karamihan ay wasto sa matwid, maminsanminsan ay namamali rin ang marami.

—Teniente, kaiingat kayo ng pagsasalita.

—Kayo ang bahala, walang unang sisi.

—Pangahas!. . Lapastangan.... Mapagmapuri..,—ang sabay sabay ng tatlo at siya ang hinarap.

—Ang kawal na lumalabag sa atas ng pinuno ay pinarurusahan.

—¡Haling!...—ang muling sigaw ng tatlo.

At tangka siyang pagtutulungan.

Nagdidilim ang mata ng maringig na siya'y ay pinanganlan ng haling, nawala sa sariling kalooban, naparam na bigla ang pagkamahinahon, naging mapangahas, at ma-

ligsing umilag, hindi nakapagpigil at unang nagpaputok

At noon din ay bumulagta ang pinunong nagakala na paghatihatiin ang salapi ng himagsikan.

—Ganyan ang nararapat sa mga lanuang—ang sabi—at kayong dalawa—ay susunod pagnagkabisala—ang tukoy sa nangaiwan.

Siyang pamamagitna ni Coronel Selso, na hawak ang bandila ng Pilipinas:

—Sumalilong tayo sa watawat ng lahi..., alang-alang sa kanya tayo ay magkasundo ang parang dumadalanging bigkas.

At iwinagayway ang watawat na nanagisag ng kalayaang pinagtibay sa Malolos.

At.. ..

—Teniente Tomas, bakit kayo nagbubo ng dugo—ang bulong.





XVIII.

KABANATA

# DALAWANG BANGKAY!.



ANGILABOT si aling Trining ng makitang bumulagta ang katunggali ng kanyang asawa, a isang dalangin ang nanaw sa kanyang puso upang sumapit sa karurukan ng lumikha sa lahat

—Diyos na mahabagin! .. marapatin mo pong tanggapin ang kalulwa niya sa iyong sinapupunan—ang dalangin.

At si Tomas ay nanglumo ang budhi. nang mamalas ang madugong ibinunga ng

mapusok niyang kalooban, at boong pusong pinagsisihan ang kanyang ginawa.

Si Coronel Selso ay parang isang banal na namamagitan sa isang masigabong pagtutunggali, nakatayo sa kalagitnaan, iwinawagayway ang kaayaayang bandila ng Pilipinas, ang mğa mata ay nakatanaw sa langit at ang isinasamo.

—Alang-alang sa watawat na ito, imga kapatid!... tayo ay magkasundo.

Samantalang ang dalawang pinuno, na parang "buntot ng paikit" na sunodsunuran sa takbo ng hangin, mga taong walang sariling kalooban, kung di mga budhing kaladkarin lamang ng adhika ng ibang lalong may malakas na loob; sa harap ng gayong mga pangyayari ay nakiayon na sa mungkahi ng matanda.

Sa ibayo nğa ng lahat ng balakid na pinagkasanhian tuloy ng pagkasawi ng isa sa mga magkakasama, ay ang banal na layon ni mang Selso ang siyang nanagumpay.



Sinimulan nila ang pagtatago ng salapi; at sapagka't sila ay aapat na, at gahol

sa panahon ay di na nila nagawang ibaon ang napakaraming kayamanang na sa kanilang pangangalaga.

Ibinubuhos nila na parang gasang sa kailaliman ng bangin, sa pagasang ang tiyan ng lupa ay siyang matapat na katiwalang magtatago ng salapi ng himagsikan

At ang kalansingan ng salaping nagpalopalo sa batong nagungos ang siyang bumagabag sa katahimikan ng gabi; ng gabing napakalagim na parang piping saksi na nagmamasid sa bawa't kanilang kilos.

Nang sila ay matapos ay maguumaga na.

Ang mga salaping papel. ang mga kasulatan na kinatatalaan ng malaking bahagi ng kasaysayan ng himagsikan, ang mga kahong pinagsidlan ng pilak at ang lahat ng kariton ay pinaglapitlapit nila at saka sinusuhan.

Ang lagablab ng apoy ay napaitaas at ilang sandali pa ay abó ng lahat ang kanina ay salaping—papel at mga kasulatan.

Subali't ang silab na inaakala nila na siyang maglilihim ng kanilang ginawa, ay siyang nagsiwalat sa kaaway ng kinaroroonan nila.

Natanawan ng mga amerikano ang la-

gablab ng apoy at sinapantahang doon ay may tao.

At nagutos na sila ay paroroonan.

Ang magkakasama, matapos ganapin ang huling kailangang iniuutos ng kanilang tungkulin ay nagkanikaniya na ng lakad.

Isinakay ni mang Selso ang kanyang asawa sa isang kalabaw at nagpatuloy sila ng pagakyat sa bundok, na nakasakay naman siya sa isang kabayong pute

Samantalang ang mga kawal na inutusang patungo sa kinaroroonan nila ay patuloy naman sa masusing pagsisiyasat ng kaparangan.

Nagtutumulin ang takbo ng panahon.

At kung di sa makapal at madilim na ulap na nakatatabing sa silanganan, disin ay boong laya nang nalugay ang ginintuang buhok ng hari ng liwanag.

At ang pulopulong panganoring natatanawan sa langit, ay tunay na tagabalitang hindi magtatagal. at magpapamalas ang panahon ng masungit na mukha.

¡Kay gandang tagawin ng ihinahandog sa isang mapagmasid ng paglalakbay na yaon ng magasawa ni mang Selso sa lilim

ng pagkakandili ng malamig na liwanag ng umaga!

Si koronel Selso ay nakasuut ng "pantalong" pula na may "franghang" puti, naka "gorra" ng pula, samantalang ang kabayo niya ay puting-puti ang kulay.

At si aling Trining ay nakasaya ng kulay bughaw, nakabaro ng pinyang manipis, at sa ulo ay nakapugong ang isang panyong sutlang Baliwag.

Akay ng lalaki ang kinasasakyan ng asawa, at patuloy ng pagsalunga sa bundok, na halos di nagiimikan.

Samantalang tumatanghali ay lalong sumusungit ang mukha ng panahon.

At sila ay natatanawan na ng mga nag uusig.

Halos abutin na lamang ng punglo ang kaniiang agwat

At kung ang mga amerikano ay di nagpapaputok ay dala palibhasa ng pag asang di sasalang kanilang magigigit pag ka't walang ibang dadaanan

Patuloy ang pagtugaygay ng nangagu usig at, patuloy din naman sa pagiwas ang hinahabol.

At ng makita ni mang Selso na sila ay mapipilan ay unang nagpaputok.

At dinawi ng̃ kanyang punglo ang buhay ng isang kaaway.

Sa gayon ay agad na gumanti ang mga amerikano

At ang ulan ng punḡlo ay nagbalag sa ulunan ng magasawa.

Si aling Trining ay di na humihinḡa sa laki ng katakutan.

Samantala, ay halos kinakaladkad ni mang Selso ang kalabaw na kinasasakyan ni aling Trining

Nagtutumulin sila ng pag-iwas.

Nagdudumali ng paghabol ang mga kaaway.

Malapit na silang magabot.

Subali t ang panahon ay lalong nagdidilim at nagbabantang sumigwa.

Nababalot na ng maitim na ulap ang sangkalanḡitan.

Maminsan minsan ay kumikidlat, na sinusundan ng kulog.

Gahasa na ang pagaspas ng hanḡin, at ang lagitikan ng mḡa kahoy ay naka kahalintulad ng pagdaing ng isang nahihirapan.

Kung minsan, ay biglang bumagsak sa kanilang dinadaanan ang mga sanga ng kahoy na binabali ng hangin,

Ilang sandali pa:

Malakas na ang unos.

Nahihirapan na sila ng pagsalunga.

Gahasa ang hangin.

Parang ibinubuhos na ang ulan.

Subali't na sa likod na naman nila ang nangaguusig na kaaway.

Kaya sa ibayo ng lahat ay napipilitan sila ng pagpapatuloy sa napakadulas na salungahin.

At patuloy ng patuloy.

Magkabilang dako ng kanilang dinadaanan ay naglalalimang bangin, sa ulunan ay ang nagdidilim na langit at sa harap nila ay lalong tumatarik ang salungahin, samantalang sa likuran ay sumusunod na man ang badha ng kamatayan.

Hindi maturol ang magiging hantungan ng kanilang buhay.

Napakalagim na wakasin ang nagaantay sa kanilang palad.

Di kaginsaginsa ay gumuhit sa langit

ang isang matalim na kidlat na karakaraka'y sinundan ng nakatutulig na putok ng kulog.

Ang kalabaw na sinasakyan ni aling Trining ay nagulat, at kumarimot ng takbo

Hindi mapigilan ni mang Selso ang matuling pagsibad ng kalabaw, nagdudugo na halos ang kanyang mga daliri sa pagkagitgit sa lubid

At ang kalabaw ay lalong nagtutulin.

At isa pang napakatunog na kulog ang pumutok.

At lalo namang sumibad ang kalabaw na linalabasan sa ilong ng umaasong hininga.

Nakayakap si aling Trining sa leeg ng hayop at ang boong pagasa ay ipinaubaya na sa tadhana.

Nang sa di kawasa'y biglang nabulid sa kailaliman ng bañgin ang sinasakyan ng babae, at tinangay sa kanyang pagkahulog, ang kulang palad na si mang Selso kasama sampuo ng kanyang sinasakyan.

. . . . . . . . . . . . . .

Isang nakaduduling na kidlat ang malaong sandaling tumanglaw sa kabundu-

kan, na siyang nagbigay liwanag sa ma. dilim na bangin na kinalibingan ng kulang palad na magasawa.

Nagkatotoo ang guniguni ni aling Trining na di na sila muling mababalik, subali't anong napakalagim na wakas ang naging tadhana ng kanilang palad.

Isang mapanglaw na bangin ang naging himlayan ng dalawang buhay na pinag usig ng malupit na anangki.

Gayon man, ay tila hangang sa huling sandali ng kanilang buhay ay ang kasiyahan din sa pagkaganap ng tungkulin sinumpaan sa bayan ay siyang nanagano

Sa tulong ng bahagyang liwanag ng kidlat na naglalagos sa kailaliman ng bangin ay makikita natin ang dalawa nilang bangkay na nagkakayakap, na para lamang natutulog ng mahimbing at sa mga mukha nila ay nababakas pa ang ngiti ng kasayahang kinaulayaw ng kanilang diwa bago nagpaalam sa masusuliraning buyay sa lupa.





XIX.

KABANATA

# ANG LUNGTIANG ILAW



ANG watawat ng katubusan na pinintuho ng boong Pilipinas ay naalis sa pagkawagayway, at nahalinhan ng watawat na mabi tuin

Nawala na nga sa malas ang watawat na yaon na natigmak ng dugo ng mga bayani ng lahi at nadilig ng luha ng mga naulila; at tanging sa dambana lamang ng mga pusong wagas na bayani sinasamba, pagka t doon lamang hindi na

kararating ang kapangyarihan ng bagong panginoon.

Lubos na lubos na nga ang pagkaduhagi ng mga Pilipino, samantalang ganap na ganap ang tagumpay ng mga kaaway.

Ang pagasa sa lubusang pagkatimawa ay nawala sa malas, at muling humalili ang lagim.

Ang mga kulang palad na kalahi ay kung saan saang lupalop napataboy.



Si Doro at ilang kasama ay sa isang masukal na lungga sa bulubundukin ng Iloko ihinatid ng katalagahan.

Pinagyaman nila ang madilim na tahanan ng hayop at doon sila nagsipagtago upang makaiwas sa paguusig ng mga kaaway.

Isang araw ay namanmanan ni'a na may dumating na isang pulutong na tao at doon huminpil sa kanugnog ng kanilang pinagtatataguan.

Nangauib ang magkakasama ng matalos ang gayong balita, at ang sapantahang

baka ang mga yaon ay kaaway ang umali sa kanilang budhi, kaya minagaling na subukan, at kilalanin, kung sino, at kung ano ang layon doon ng mga bagong dating.

Nang bumalik ang inutusan ay nalaman nila na ang nangasa kabilang lungga ay pawang mga pilipino, nguni't ang layon ng pagkaparoon ang di nila natalastas.

Lalong dinagdagan ng magkakasama ang kanilang pagiingat, sa takot na baka ang mga yaon ay tiktik ng kaaway, sapagka't buhat ng ang mga pilipino ay madaig ay di na kakaunti ang nangagsipagtaksil at tumalikod sa banal na mithiin, at ang iba sa kanila ay tumutulong pa sa mga kaaway, sa paguusig doon sa mga kalahing ayaw pasakop.

At si Doro ay nagtadhana ng mga tanod sa araw at gabi.

Samantalang sa kabilang dako ay gayon din ang nangyayari

Ang mga bagong dating na pinagsapantahaang kaaway ng pulutong na pinangunguluhan ni Doro, ay ingat na ingat din at nagsisipangilag sa mga na sa kalapit na pook na kanilang sinapantahang nananahan doon, sangayon sa usok ng siga na

kanilang natanawan ng sila ay dumating.

At kung sampuo ang papangingilag nila sa mga amerikano ay lumalo pa roon, ang sa mga tunay na kalahi, pagka't ang mga ito ay di nila mapagsisiyang agad kung kaaway o kaadhika

Anó pa't ang dalawang pulutong na yaon ay kapwa pinaghaharian ng alinlangan at pangamba.

Samantala, ay pagkaabalahan nating sumandali na panoorin ang anyo ng pook na pinagtataguan ng mga bagong dating gayon din ang pinagdaanan nila magbuhat sa kabayanan.

Isang napakalawak na kaparangang nalalaganapan ng talahib ang unang tatahakin, pagkatapos ay isang pangkaraniwang ilog ang makikita.

Matapos tawirin ang ilog ay madilim na gubat na tinutubuan ng buhô at yantok ang haharap sa tanawin; at kung mabagtas na, ay isang sapasapaan namang patay ang agos ng tubig, at saka isang matarik na salungahin na may limang daang hakbang ang layo bago hahantong sa isang masukal na bundokbundukan

Sa pinakagitna noon ay may malaking

bitak Doon dumadaan ang sino man upang makasapit sa libis, at saka lamang maki kita ang bunganga ng "cueva"

Sa dakong kaliwa ng bundok na yaon ay isang guwang ang binuksan ng kalikasan, isang guwang na sukat lamang madaanan ng isang tao, na samantalang napapaloob ay untiunting lumuluwag at lalo namang nagsisikip ang kadiliman; datapwa't pagkaraan ng may dalawang puong hakbang na pasikotsikod sa gitna ng napakadilim na panig, ay untiunti ng makakabanaag ng liwanag, hanggang sa sumapit sa isang maluwag na palanas na sukat tahanan ng isang daan man katao.

Pagdating doon ay di na maaaring makapagpatuloy pa, pagka't ang palanas ay natatapos sa isang napakalalim na bangin na kailan may ay di nararating ng tao.

Magkabikabila ay naliligid ng matatarik na bundok na di maaaring akyatin.

Wari'y sadyang tinipak ang bundok sa dakong ulunan at naiwang parang bubong ng palanas ang bahaging yaon ng kabundukan na di ginalaw ng panahon.

Sa dakong kaliwa ng "cueva" at sa

bingit na bingit ng bangin ay may isang malaking punong baliti, na kinakakapitan ng napakahahaba at nagtitibayang baging

Ang mga baging na yaon ay umaabot sa lunggang tinatahanan nina Doro at doon dumaan ang taong pinapanubok nito sa sinasapantahang kaaway.

Halos abuting sigaw lamang ang agwat ng lungga ni na Doro sa hinapilan ng mga bagong dating, subali't kinakailangan muna ang magligid ng mahabang liklikin kung magbubuhat doon, na patungo sa bunganga ng "cueva"

At isang tanghali na ang mga nananahan sa "cueva" ay nagkakaharapharap sa isang masayang pagsasalosalo, sa di kawasa ay pumatak sa kanilang harapan ang isang palaso na kung saan galing, at sa dulo noon ay nakatali ang isang putol na papel

Sinambila na bigla ng pinakapangulo ang tumimong palaso, at kinuha ang nakataling papel.

Gayari ang kanyang nabasa:

"Ang mga kaaway, kung gabi ay nagiilaw ng pula: ang mga kapatid ay lungtian."

"Mga anak-bayan".

Natigilan ang nagkakatipon.

Isa at isa ay tumatanong sa kanyang sarili;

—¿Saan galing ang palasong ito? Sino kaya ang may pahatid ng kalatas? Ano ang dahil ng babala?

—¿Ano ang linalaman ng liham? ang tanong ng nasa kanan ng pangulo

Bilang tugon nito ay iniabot sa tumanong ang papel

At ang kalatas na yaon ay sandaling nagpalipatlipat sa lahat ng kamay.

Ang agam agam ay namayani sa kani lang budhi.

—¿Saan po kaya ito nanggaling?—ang us'sa ng huling nakabasa.

—Marahil ay buhat ito sa kanugnog na pook—ang tugon ng pinuno.

—Marahil nga—ang patibay ng lahat.

—Kapanalig kaya o kaaway ang may padala sa atin?—ang maalinlagang usisa ng unang tumanong.

—May sapantaha ako—ang katlo ng isa pa.

—Mamayang gabi natin malalaman—ang paliwanag ng pangu'o:

—Kung gayon ay magpatuloy tayo ng pagkain—ang taga ng isang pang apat.

—Magpatuloy tayo—ang pakiayon ng lahat.

At ang nagambalang pagsasalosalo ay muling sinimulan.

*
**

Kinagabihan ng araw na yaon, ay isang "sarangolang" matayog ang lipad na may dalang lungtian ilaw ang pinapanood ng magkakasama ni Doro, samantalang pinagmamalas naman ng mga na sa "cueva" ang mga lihim na palatandaang ibinababala ng isang malaking ilawang puti na di nagtitigil ng paggalaw buhat sa kanugnog na pook Mga palatandaang tanging ang magkakaadhika lamang ang makamawatas.

Ang dalawang kulay na ilaw na yaon ay nanagisag ng "pag-asa" at "kapayapaan" na siyang nagbalita sa dalawang pulutong na di nagkakakilala na sila ay magkaisa ng layunin.

At napanatag ang kanilang mga kalooban. Nawala ang pangamba at nabuksan sa kanila ang isang maaliwalas na tanawin.





XX.

KABANATA

# ANG SUMPAAN.



SANG sigaw na di matiyak kung huni ng ibon ó dili kaya'y ungol ng hayop ang buhat sa bunganga ng "cueva" ay ihihudyat ng magkakasama ni Doro sa mga nanahan sa loob ng lunga, kinabukasan ng mga pangyayaring nasaksihan natin sa kabanatang sinundan nito.

At bilang tugon naman ay isang huning hawig na hawig sa huni ng Bahaw ang napakingan nilang nagbubuhat sa kaibuturan ng "cueva", at saka ang tingig ng tao na anya'y: "magtuloy kayo mga kapatid."

Nagtuluyang walang pangamba ang magkakasama na tinutunton ang liwanag ng sulo na sa kaibuturan ng lungga.

Samantalang sa kanilang ulunan, doon sa pinakamadilim na panig na di inaabot ng liwanag ng sulo, doon sa mga guwang na binuksan ng tadhana sa bubungan ng "cueva" ay walong mata at apat ua bunganga ng baril ang tumataliba sa kanilang pagpasok.

Ang lahat ng pagiingat na yaon ay ginawa ng mga nanahan sa "cueva" upang kung ano't ano ma'y makapagsanggalang sila.

Patuloy ang pulutong na pinangungunahan ni Doro na wala ano mang guniguni sa panganib na nagbabala 'sa kanilang ulunan.

Ilang sandaling ang payapang yumaon.

Pagtudla sa kanila, ng unang liwanag ay dalawang hibik ng paghanga ang nulas na sabay sa dalawang labi sa siyang bumagabag sa katahimikan.

—¡¡¡Tomas!!! ang halos pasigaw na ibinati ng bagong dating.

—Diyata't ikaw! ..—ang pamangha at

nagaalinlangang tugon ng dinatnan—pinakaba mo ang loob ko!...

At isang pagyayakap ang pumutol na sumandali sa salitaan.

Samantala ay payapang nagsisibaba sa mga pinagtataguan ang apat na tumaliba sa kanilang pagpasok.

—Pinakaba mo ang loob ko!—ang ulit ng dinatnan, na dili nga iba at si Tomas

—At kami ay pinapamahay ninyo sa kutob, kung kaya namin naisip ang pagpapahatid sa inyo ng liham.

—Hindi mo makukuro ang gulat na tinanggap namin ng tumimo rito ang palasong pahatid mo—at itinuro ang pinatakan ng busog—kasalukuyan pa naman kamin kumakain—ang patuloy—nabitiwan ko tuloy ang inihaw na hita ng manok na kasalukuyang kong kinakagat ...

—Siya nga, mangyari'y pumapalag ang manok ng kagatin mo—ang matawa tawang biro ng isang sumabad sa salitaan.

Nagkatawanang sumandali.

—Tinakot mo kami—ang di nasisiyahang ulit ni Tomas.

—Kami man, buhat ng kayo ay dumating dito ay di na kami napalagay

at kung di naming ginawa ang gayon, marahil ay kapwa 'tayo namamahay sa kaba hangga ngayon.

—At sino ang di manganganib sa ating kalagayan na laging pinaguusig—ang pabumtong hininga ni Tomas.

—Talagang ganyan ang buhay ng tao: usigin, at magusig.

—Kay hirap na pamumuhay!.....

—Lalo na't matigas ang inihaw na manok at lumalaban sa ngipin—ang muling biro ng pangatlo.

Nagkahalakhakan na naman ng malakas.

At matapos ang unang pagbabalitaan ng dinaanan nilang buhay buhat ng sila ay magkahiwalay ay nagkakaakbay si Tomas at si Doro na napatungo sa mataas na panig ng palanas at pinagmalas nila ang anyo ng kilusan sa libis.

Nag-upuan sila sa isang malapad at makinis na bato.

Ilan sandaling di nagkaimikan hangang sa si Tomas ang nagsimula:

—Doro!

—Ano yaon?

—Nakikita mo ba ang watawat na

yaon na siyang sa kasalukuyan yinuyukuan ng mga pilipino?

Si Doro ay di nmimik kaputok man, subali't sa mukha niya ay nakintal ang masungit na badha ng hinanakit, hinanakit na pinapaglalatang ng lagablab ng poot.

—Doro!—ang ulit ni Tomas—Ano ang saloobloob mo sa bagong kapalaran nang ating mga kapatid?

Ang laki ng poot na nakukuyom sa diwa nito ay biglang nabulalas, namula ang mukha. nanlisik ang mga mata, nangatal ang boong katawang at napasigaw na bigla. Napasigaw, ng isang sigaw na nangangahulugan ng pagsumpa, pagbabala at paghihiganti sa mga kalaban ng kanyang lahi.

At........

Pagahasang linabnot sa kanyang luktan ang isang panyong pula, pinaglukotlukot, nagngangalit ang ngipin at nagkakangiwingiwi ang mukha na pinagpunit punit ang panyo hangang sa nagkawaray waray, at di pa nagkasya sa gayon, ipinanlura ang panyong wari'y nasusuklam, ihinagis sa lupa, pinagtatadyakan at iginumon sa putik at saka nanginginig ang tinig na anya:—

—Ganito, ganitong ganito ang gagawin ko sa sagisag na iyan kapagnapasa kamay ko, iyan ay di sagisag ng isang bayang yinuyumyuman ng katarungan, iyan ay isang maruming basahang nakadudungis sa bawa't masagian—at saka sinundan ng isang kalaitlait na tungayaw.

—Huminahon ka!... ang payo ni Tomas.

—Pagwawaraywarayin ko, at itatapon sa lalong lusak na pusali, ang watawat na iyan na sinasagisag ng isang bayang manggagaga, mangaalipin at mangangagaw ng laya ng may laya.

—Doro!,..—ang mahinahon, nguni't wari'y nagbabalang payo ng kausap.

—Ganyang ang gagawin ko, at ang sino mang humadlang sa akin ay aariing kung masugid na kaaway.

—Paglubag ang puso mo Doro. Sino ang makatatarok sa pasya ng Lumalang? Sino ang nakatatahо sa araw ng bukas? Anó ang malay mo kung ang nakalalagim na kadilimang iyan ang siyang maghahatid sa atin sa kaayaaya at masayang haharapin? Anó ang malay mo kung ang sunod sunod ng pagkaduhagi ang siyang magtuturo sa mga nalupig sa pagtuklas ng

ganap na kalayaan?

—Hangal na pagkukuro!—ang paangil nito—Ang masamang paraan, kaylan man ay di hahantong sa mabuting wakasin.

—Hindi, hinding hindi, namali ka, pagka't ang ilinusog ng mga pananim ay nagbubuhat sa mga pusaling ginagawang pataba, ang bigas na ating ikinabubuhay ay nanggagaling sa lusak ng mga palayan.

—Malayong malayo ang iyong sinabi, iyang ay likha ng katalagahan, at itong dinadanas nating ay gawa ng mga tao.

—Tunay nga, datapwa't, hindi mo ba alam na ang mga tao ay kasangkapan ng katalagahan upang maganap ang mga layunin ng Lumikha?

—Ang tao ay may layang gumawa ng bawa't ibigin, kahit ito ay salang sa mga atas ng Diyos, kaya't di kita masasangayunan sa iyong kurukuro.

—Hindi ba masama ang maghiganti? Hindi ba masama ang magbubu ng dugo at pumatay ng kapwa tao?—ang halang ni Tomas.

—Tunay

—Kung gayon, ay bakit natin ito ginawang paraan sa pagtuklas natin ng laya? Bakit tayo naghiganti? Bakit tayo

nagbubu ng dugo? Bakit tayo nakidigma? Bakit tayo pumatay ng kapwa tao?

Hindi nakatutol si Doro.

Nagpatuloy si Tomas.

—Maliwanag na maliwag na makikita mo na tayo ang ginamit ng katalagahan upang hanguin sa pagkaalipin ang ating mga iaanak, upang tayo ay lumaya.

—At malaya na ba tayo?

—Hindi pa nga, datapuwa't.....

—Datapuwa't ano?

—Sinabi ko na sa iyo na di natin matuturol ang mga tadhana ng Maykapal. Ang masungit na kadiliman ng gabi ay siyang tagapaghatid sa kaaya ayang liwanag ng madaling araw.

—Tila ka may matwid nguni't di mo maiaalis sa akin na kapootan ko ang bandilang iyan na nangangahulugan ng bagong pagkaalipin, ang bandilang iyang siyang sinasagisag ng umagaw ng ating laya.

—At sino ang nagsasabi na siya ay iyong mahalin? Ako man ay di rin sumasalilong sa watawat na iyan, at sukdang ikaputi ng buhay ko ay di ko magagawang pintuhuin ang watawat ng iba at maliban na lamang sa ating bandila ay walang maka-

sasakop sa akin.

—Kung gayon ay bakit waring iyong ipinagsasanggalang?

—Hindi ko ipinagsasanggalang, lamang ay ibig ko na ating galangin upang kung ang ating bandila ay nahango sa kinalilibi_ ngan ay galangin naman nila.

—Galangin ko ang watawat ng mga manggagagaga?

—Oo, gayon ang nararapat, ang walang kautagan ay walang mahihinging karapa- tan, yaong di gumalang ay di makapaghi- hinanakit knng siya'y lapastanganin.

—Hindi ko maigagalang. Kung anó ang pautang ay siya namang bayad.

—Hindi gayon ang matwid, hindi Doro. Tayo ang magsimula ng pagga- lang. Hindi dahil sa sila ay namamali ay magpapakamali naman tayo. Nabu- bulágan lamang sila, sapagka't na sa kanila ang matwid ng lakas, mapa sa atin naman sana ang lakas ng matwid. Sumpaan mo ngayon sa akin na kailan may ay di mo isasagawa ay inanyo mo kanina. Kung ayaw ka ay huwag mong igalang, dapwa't huwag mong lapastanganin ikaw din ang may sabi sa kung ano ang pautang ay

siyang namang ibabayad

—Bakit di sila ang nagsimnla ng paggalang sa ating watawat?

—Diyan nariyan ang pagkakamali mo, ibig mong mangyari na ang kahoy ang siyang kumapit sa bagin. Ang maliliit, sa tuwi tuwi na'y siyang matatalisod ng nakalalaki. Ang banga ay huwag mong ibungo sa tapayan.

—Sila'y mga *dapo* lamang na hihitit ng ating dagta hangang sa tayo ay mamatay, bakit di ko sila kapopootan?

—Hindi ang lahat ng *dapo* ay pa patay sa halamang kinakapitan, darating ang panahon, na magkakabangal ang mga sanga ng matandang kahoy, at sa pagbaksak nito ay tangay ang dapo na ibabaon sa lupa.



At ang kanilang pagtatalo ay nagkawakas sa pagsumpaang di na sila muling babalik sa bayan hanga't di nawawagayway sa Pilipinas ang bandila ng lahi.

—Isinusumpa ko Tomas na mangyari ang mangyayari ay di ako babalik ng

bayan hanga't ang kapangyarihang dayo ay nakasasakop sa kalooban ng ating lahi; makalilibong ibig ko ang mabuhay na kasama ng mga ganid at tumahan sa lungga ng mga ulupon kay sa pasakop sa ibang pamahalaan.

—Gayon din ako, sinusumpaan kong mamatay ako sa iyong piling, makikiisa ako, at ang lahat ng akin sa inyong palad wala akong kikilalaning pamahalahan kung di ang kapangyarihan ng bayang sarili; subali't hiningi ko sa iyo, na alang-alang sa pinakadakila sa iyong buhay na sumpaan mong gagalangin, hindi lamang ang watawa na mabituing iyang, kung di ang watawat ng lahat ng bansa sa boong daigdig, upang kung tayo ay maging bansa, ang watawat natin ay galangin naman ng sandaigdigan.

—Sinumpaan ko Tomas, na buhat ngayon ay wala akong lalapastanganing bandila.—Ang pilit na pakiayon nito

Ang kanilang paguusap ay inabot ng pagluluguy ng maitim ng lambong ng Hari ng dilim.





XXI

KABANATA

# ¿BAKIT KA LUMULUHA?



ILANG buwan ang nakayaon. Sa dampang tahanan nina Miling ay kalungkutan ang nananagano. Nagiisa siya sa bahay, at si German ay na pa sa bayan upang mamili ng kanilang makakain. Magdadapit hapon.

Malungkot na nakapanungaw si Miling sa bintanang nakaharap sa daan at inaantabayanan ang pagdating ng asawa.

Magtatakip silim na ay di pa dumarating si German.

Gumabi.

At si German ay di pa rin dumaratin.

—Bakit kaya nagtatagal?—ang buntong hininga ng babai.—Baka pa kaya kung napapaano na?....

At napayukayok sa palababahang kawayan ng kanilang durungawan.

Malaong naiwan sa gayong anyo.

At si German ay dumating ng di niya naalumana.

Pagbungad sa pintuan ng bagong dating ay napatigil na bigla

Ang unang humarap sa kanyang paningin ay isang anyong libingan. Sa gitna ng bahay ay nakita niya ang isang papagpapagang nababalot ng payak na itim, sa apat na sulok ay nagniningas ang apat na kandilang pagkit, at sa gitna ng papagpapagan ay nakabuwal ang isang maliit na Krus.

At sa dako roon, sa tabi ng dungawan ay naroon nakayukayok ang giliw niyang si Miling.

—Anó ang kahulugan ng lahat ng ito? ang tanong sa sarili ni German

At parang malikmatang naringig niya ang marahang bulong ng kanyang budhi na anya:

—"Hindi mo ba nalalamang ngayon ay araw ng mga patay at tungkulin ng bawa't tao ang magdudulot sa kanila ng ala-ala."

Dahang dahang lumapit si German sa kinaroroonan ng kanyang pagibig, magiliw na iniakbay sa balikat nito ang nanlalamig niyang kamay at ang boong pusong tawag:

—Miling!....

Ito ay hindi man kumibo at bilang tugon sa kanyang pagtawag ay isang lunod na hibik ang kanyang napakingan.

Binusan ng malamig na tubig ang nakatulad ni German, napaluhod na bigla, yinapos ng boong puso ang nahahapis na asawa, mabanayad na hinaplos ang mukha nito at ang nanginginig na tinig na ta nong:

—Miling, bakit ka lumuluha.

—¡Ay... German .. ang hibik ng asawa.

—Bakit ka lumuluha, Miling, bakit lamang eh, hali, sabihin mo na sa akin, bakit ka lumuluha?

—Paano'y sa gitna ng muli nating pagkaduhagi ay waring nakikita ko ang maitim na taling na dumudungis sa ating

kasaysayan; ang mga kalulwa ni Luna at ni Bonifacio ay waring naaanod sa batis ng luha ng tanang naapi, samantalang ang dagat ng dugo na dumiling sa malalawak nating lupain ay linulusak ng may marungis na budhi, ...... at bumalisbis sa pisngi ng babae ang masaganang luha.

—¡Milingi... huwag kang mahapis— ang halos mapaiyak na samo ng asawa—ang puso ko'y nadudurog sa tuwing makikitang ang iyong mga mata ay binabalungan ng mapapait na luha, pumayapa ka at umasang hindi laging masigwang laot ang lalayagan ng ating bayan, minsa'y papanatag ang dagat at payapa siyang sasapit sa pangpangin ng pagkatimawa.

—¡German.... German.... Sino ang di mahahapis sa bayo ng ligalig na umiinis sa aking puso? Wari'y nakikita ko ang tambak ng buto at bungo ng mga bayani na walang libingan, wari'y nakikita ko na nagkalat sa gitna ng gubat ang bangkay ng ating mga magulang at yinayapakyapakan ng mga ganid na hayop, bago'y ang mga bangkay na yaon ay dapat pakamahalin at ipagpagawa ng madadakilang ala-ala.

—Magpakatimpi ka!.... pagdating ng kapanahunan ay sapilitang magaganap ang ukol na mangyari.

—Nagdidilim ang aking isipan nababalot ng sapot na luksa ang aking paningin, parang ibinubulong sa akin ng isang makapangyarihang tinig na ang apoy ng kabayanihan ay mamamatay sa puso ng mga kalahi at ang hahalili'y ang lagablab ng pagiimbot at kasakiman; malilimot nila ang mga nasawi ng dahil sa bayan, iiwang walang tanda ang libingan ng mga manunubos ng lahi, at walang sasambahin sa araw at gabi kung di ang kinang ng ginto.... Oh!..... Diyos ko!.... Diyos ko!...,

—Hindi magkakagayon, Miling, maniwala ka, at sakasakali man ay di naman mananatili, matutulad lamang sa sandaling pagpapakulimling ng maitim na ulap sa mukha ng araw, na agad napapawi. Ang kasamaan at pagiimbot ay di namamayani.

—Ay, German!.... saang lupalop natin matatagpo ang libingan ng ating mga magulang?..... Sino ang bibihis ng ating pangungulila. Sino ang iiga ng ating mga luha? ¡Ah!.. wala na yaong mga pusong binubukalan ng mga banal na aral, wala

na yaong mga labing pinupulasan ng matitimyas na wika, wala na't kung saang gubat nagpapahingalay.

—Miling!... Huwag mong salangin ang sugat ng aking kalolwa. Bayaan mong mabaon sa limot ang kanilang libingan, bayaan mong ang kanilang bangkay ay maging alabok at tangayin ng hangin kung saan saan, bayaan mong maganap ang kalikasan...... bawa't pangyayari'y may tadhanang wakasin.

—Oh! German, German—at nalungayngay ang ulo sa balikat ng lalaki.

Ang paghibik ng babai at ang mga buntong hininga ni German ay nagsasagut sagutan.

Samantalang ang apat na kandila ay parang mga piping saksi na nagmamalas sa kanila.

Nauupos ang mga kandila at ang liwanag at unti unting nanglalabo.

Samantala ay patuloy din ang mga hikbi ni Miling.

—Tibayan mo ang iyong puso—ang luhog ni German, na hinahagod sa ulo ang asawa. Tigil na ang pagluha, pagka't dapat mong malamang ang lahat ng kasawiang iyong ikinahahapis, ay kinailangan

ng ating bayan upang siya'y matubos. Ang lahat ng iyan, ay mga butil ng buhanging bubuo sa gusali ng ating kalayaan: ang daloy ng luha ng mga naulila, ang dagat ng dugo, ang pagkasawi ng marami nating mga kapatid, ang tambak ng mga kalansay na isinasambulat ng mga dayukdok na aso at ang lahat na, ay siyang binubuo ng ating sagisag, ang patak ng luha, ay siyang kulay busilak na nangangahulugan ng kapayapaan, at kalinisan, ang kulay na buhaw ay ang pagkamasusi ng nagsisipamahala ng ating paghihimaksik na upang mapanuto lamang ang bayan ay di inalintana ang kanilang hahantungan, at ang pula, ang pulang iyan ay ang pagkadanak ng dugo ng lahat ng nasawi ....

—Datapwa't saan naroon ang tatlong bitwin at ang araw na nagbibigay sigla sa watawat na iyan?.. ..—ang di kaginsaginsa ay ibinulalas ni Miling.

—Ang tatlong bitwin?. ... naroon sa gitna ng malawak na kadiliman, subali't ang araw, ang araw ng ating kalayaan, ay nangungubli lamang sa likod ng bundok silangan at kung di tuluyan makapamanaag ay sapagka't natatakban ng malabay na

pakpak ng limbas.......

Ang liwanag ng apat na kandila ay aandapandap na, at makailang saglit ay sabay sabay na namatay ang liwanag na tumatanglaw sa namimighating magkasi.





XXII

KABANATA

# MGA BAKAS NG HIMAGSIKAN



ng puso ni Emilia ay linulunod ng kapanglawan.

Malalagim na gunita sa nakaraan at masuliraning alaala sa hinarap ang walang awang nagpapasakit sa kanyang buhay.

– Oh mga anino ng kasawiang di magawang paramin sa isip, mga badhang nakatatakot, na tulad sa larawan ng kamatayang nagbabantay sa akin.... kaylan kayo mawawala sa hinagap—ang buntong hininga ng babai,

At ang hantungan ng madlang ligalig ay ang abang asawa; si German.

Dumaragan pa roon ang pagsasalat nila sa kabuhayan, pagsasalat, na kung sa ganang kanya lamang ay di alumana ng lalaki. . . . nguni't baka dumating ang oras na si Miling ay magutom at paghumanap ng kakanin ay walang makuha

Ah! . . yaon ang di niya matitiis.

Diyata magugutom ang kanyang giliw, sasala sa oras, at siya, si German ay naroroong malakas!

—Ito ay di ko maatim—ang buntong hininga ng lalaki—datapwa't saan ako hahanap ng aming ikabubuhay?—ang usisa sa sarili,—sa bukid ay wala ng mabungkal na lamang lupa, wala naman akong mapasukan, pasasaan na ako—at isang maitim na hangarin ang sumalakay sa kanyang budhí, subali't . . .—ah!—ang pabulalás—iyan ang hindi. . . . makalilibong mamatay na ako ng gutom . . datapuwa't si Miling. . . .—ang nagaalinlangang tanong na naman sa sarili—hindi ba't ang aking bisig ang dapat na umalalay sa kanya? . . lahat ay nagdadahop ang mga hayop ay nagkakamatay, nagkakatuyot at walang bunga ang mga kahoy sa bundok.... saan

ako tutuklas ng makakain. . . ,—nag isip na muli at—. . . . ah! hindi ako makapagpapalimos—ang dugtong—ako ay malakas pa.

At noon din ay pinagtibay na iwan na ang matahimik nilang tahanan at umuwi ng Maynila.

—Mabuti na roon—ang bulong—paano't paano man ay mayroon akong mapapasukan, at may mga kaibigang makapagluluwag sa mga unang kataon.

At tinungo ang kinaroroonan ng asawa.

Magiliw na tinanong:

—Miling, may kuwarta ka ba!

—Oo, may apat na piso pa akong natatago; bakit may kailangan ka?

—Wala, nagiisip lamang ako na tayo ay umuwi na ng Maynila, subali't ang apat na piso ay sukat na sukat lamang sa atin hangang sa makarating doon.

Panibago na namang agamagam ang bumagabag sa kanyang budhí.

¿May matuluyan kaya silang karakaraka? May mapasukan kayang agad?

At isang "Bahala na" ang nabigkas.

—Bakit ka natitigilan?—ang usisa ng babai?

—May naaalaala lamang ako—ang pagiwas na tugon?

—Huwag kang mabahala, pagdating ng Maynila ay di maglalaon at may mapapasukan ako ng pananahi

Parang napahiya si German sa tugong yaon, ang ipinakalilihim niya ay natatalastas ni Miling at sampuong kanyang iniisip ay nahulaan pa

Hindi niya maturol kung tuwa o lungkot ang kanyang dinanas, para siyang kinilig at napakagat labi.

Makaraan ang ilang saglit ay aniya:

—Kung gayon ay maghandahanda ka at sumakay tayo sa pangalawang tren.



Ang magasawa ay lulan ng isang tren patungong Maynila

Nagkakatapat ng upo sa tabi nang dungawan

Kapwa sa malayo ang tingin.

Hindi naguusap.

Samantalang sa kanilang paligidligid ay iba at ibang hugis ng mga pangyayari at mga usapan ang nagkakapanahon,

Isang matandang lalaking nakapugong ng panyo sa ulo, nakakamiseta ng abu-

hing sa karumihan, ay di na tuloy makita ang kilabot ng kayo, nakataas ang maruming paa sa upuan, at kalong ang isang sasabungin, ang mapiling nakiki pagtalo sa isang kausap.

—Talaga namang may kinikilingan ang "senteneiador."

—Bakit naman?—ang patlang nang katunggali.

—Akalain mo ba namang itabla pa ang talisain, gayong ayaw ng tumuka at wala ng kulang kung di ang malugmok, samantalang ang lasak ay malakas pa.

—Talagang tabla—ang aglahi ng isang kumatlo sa salitaan.

At ang pagaglahing yaon, na marahil ay wala sa loob ng nagbiro ay muntik nang pagbuhatan ng pagkakagalit, kung di may isang matandang babae, na, nang makitang nagkakainitan ang salitaan ay tumigil na sumandali ng pagbabayo niya ng hitso sa isang maliit na lusong, at namagitna sa nagtatalo.

—Magpaciencia na kayo ingkong—ang payo ng matandang babae,—at kayo naman mama ay tumigil na—ang tukoy sa palabiro.

Sa kanilang pagkakaingay ay nabulabog ang mga manok na nakukulong sa isang maliit na tangkal, na ipinailalim ng may-ari sa upuan ng tren,

Ang maliliit, ay pinagpasasaang pulukin ng mga malalaki na waring doon ibinubunto ang higanti sa pagkakakulong sa kanila, at ang mga ito naman, ay nagpupumiglas at nagpupumilit na lumusot sa maliliit na butas na tangkal upang makalaya. at kung minsan ay itinatago na lamang ang kanilang mga ulo sa ilalim ng hita ng mga tatyaw ó inahin.

At isang asong itim na akay-akay ng isang batang patpatin ang katawan, ang nang maringig ang pagkakaingay ng mga manok ay nagtatahol ng nagtatahol; at ang batang pumipigil ay nakakaladkad halos sa pagpupumiglas ng aso.

Napalingon ang magasawa, at ang unang tinamaan ng tanaw ay, ang isang lalaking katatagan ang gulang, na, sa gitna ng pagkakaingay ay di man nababagabag, at patuloy din sa pagtatabas ng isang balasang barahang pangmonte.

Sa dako roon ay dalawang manga

ngalakal ang naguusap ukol sa kabutihan ng ganito ó gayong alak, na sapilitang maiibigan ng mga manlalasing.

Patuloy ng pagpupumiglas ang aso na ani mo'y ibig makialam sa pagkakagulo ng mga nakukulong sa tangkal, at ang batang may akay ay nadulas na bigla, at nasungabang sa isang bakulbakulang kalamay na pirurutong

Nang makita ng matandang babae ang naging hitsura ng mukha ng bata ay napahalakhak at napabugang bigla sa ma. nanabong ang lahat ng sapá ng hitso na nasa bibig.

At nagkatawanang lahat

Ang mainitang salitaan kanina ay natapos sa tawanan.

At ang magkasi ay napangiti ng bahagya.

Parang tinalaga na, sa paligid ligid ng magasawa ay pawang ukol sa pagsusugal at mga pintakasi ang pinaguusapan

Napabuntong hininga si Emilia at aniya sa sarili:

—Diyos ko! . . . . ¿saan hahantong ang isang bayang binubuo ng ganitong mga tao?

Pagka't sa katunayan, pagkatapos ng

paghihimagsik, pagkaraan ng kalagimlagim na pagkabubo ng masaganang dugo, pagkatapos na maguho ang naglalakihang mga gusali at matupok ang mga simbahan, ang unang napatayo ay ang dambana ng masamang hilig; ang mga sabungan, at bahay sugalan ang siyang naipagawa at nalimot sa isang dako ang mga unang dapat na mayari, naputol ang pag-aaral at ang karamihan ay kasalukuyang nakahilig sa duyan ng katamaran at pagpapabaya.

Patuloy ang matuling pagtakbo ng tren.

Iba't ibang tanawin ang parang pa. naginip na nagdadaan sa malas ng dalawang magsing ibig

At si Emilia ang unang nagsalita.

—German! .. —ang marahang tawag.

—Ano yaon—ang magiliw na sagot.

—Malasin mo ang malawak na bukiring iyan, na noong araw ay nalalaganapan ng malulusog na palayan, na, sa biglang tingin ay animo'y isang lungtiang dagat na nagaalon alon kung pinapagas pas ng hangin, at ngayon ay anyong libingan, wala anomang pananim at pa

wang damong tuyo ang nakalatag, kung di matataas na talahib, walang nagsasaka, at ang mga hukay na ginawang kublihan ng nagsipagdigma ay di pa natatabunan, samantalang dito sa tren, ay tignan mo maggagandang "tinali" na inaalagaan ng higit pa sa tunay na anak.

—Huwag kang mamangha, talagang pagkatapos ng alin mang paghihimagsik ay sumusunod ang malaking pagbabago ng mga bagay

—Tunay nga, datapwa't hindi pagbabagong patungo sa pagkapariwara, kung di sa paglusog at pagsulong ng mga bayang naghimagsik

—Oo, kung ang paghihimagsik ay natapos sa isang tagumpay; nguni't kung sa pagkaduhagi, ang mga bayang naghimagsik ay nalulugami sa panglulumo at kadalasan ay sa pagpapabaya

—Datapwa't, bakit di linilimot ang pagsusugal, ang mga maling hilig at ang katamaran?

—Sapagka't diyan marahil linulunod ng iba ang kanilang paghihilakbot

—Kung gayon ay ano ang mapapakinabang natin sa pagkadanak ng masa-

ganang dugo ng ating mga kapatid, kung ang bahagi ng bumubuo ng ating bayan ay lalagi sa panlulupaypay?

—Ang magising sa malaong pagkakatulog, ang mahango sa bangin ng kadilimang may tatlong daang taong kinalilibingan ng kalulwa ng lahi.

—At nagigising na ba?

—Oo, nguni't naalimpungatan pa lamang, naninibago ang mata sa tama ng liwanag, nagugulantang, at ang diwa ay inaalo ng mahiwagang panaginip, subali't, sa ganang akin ay ibig kong makita ang ganitong pagpapabaya; ang masaklap na kamansa sa saro ng kamatayan ay doon sairin ng iba sa mga libangan at paglalasing, samantalang ang iba naman ay nakahimbing sa banig ng katamaran at sana'y ang mga bagong magtataguyod ng ating kapalaran, ay magpakalaswa at lumalo sa unang naging panginoon, nang sa gayon ay lubusan ng mapukaw ang naaalimpungatang bayan, kung makita ang magiging bunga ng kanyang katamaran, at saka matututong tumuklas ng bagong landasing patungo sa lubusang pagkatimawa.

—Nawa'y huwag mahidwa ang pa-

raang ibig mong gamitin sa pagtuklas ng napariwara nating kalayaan—ang pakiayon ng babai

At muli silang nangatigilan, at sa malayo ipinukol ang mga tingin.

Sa malayong dako ay natanawan nila ang isang munting "monumento" na itinayo ng hukbong amerikano, bilang alaala sa isang madugong tagpuang nagkapanahon sa natukoy na pook, na naging dahil ng ikinasawi ng maraming kawal na doon na nalibing.

Sa malapit sa daang bakal ay di pa nababago ang tayo ng mga "trinchera" na ginawang kublihan ng nagsipaghimagsik.

At maminsan-minsan ay namamataan nila sa mga lubak na hinukay ng mga punglo ng kanyon, ang nagsambulat na buto ng tao, sa dako roon ay ang kalansay ng isang namatay na kalabaw, sa malayolayo ay isang malaking hukay na ginawa ng nagsipaghimagsik na ngayon ay animo'y isang ilog ilugan na pinamamahayan ng patay na tubig, at doon sa tumana ay nakita pa nilang naka-

tambak na samasama ang maraming bungo ng hayop na nasasalitan ng ilang bungo ng tao.

At marami pang mga tanawin ang nagdaang tumatakbo sa kanilang malas, mga tanawing pawang kalagiman ang idinulot sa isang mapagmasid.

At ang diwa ng mag-asawa ay naiwan sa pagkakatigalgal hanggang sa pinukaw sila ng isang sigaw na buhat sa himpilan ng tren:

"Polo, tres minutos de parada."





XXIII

KABANATA

## TANIKALANG GINTO



AGKAYAO ng maigsing bahagi ng panahon, ang katahimikang sumunod sa hagibis ng buhawi ay sinundan ng isang malaking pagbabago

Ang kilusan sa Maynila ay ibang iba na sa dati.

Sa kasalukuyan, ay maraming malalaking bahay ang ipinatatayo, at ang nagpapagawa, ang karamihan ay yaong mga taong, ng sumapi sa nañgaghimagsik ay walang baon kung di salawal at baro. yaong mga "matatapang" na sa lahat ng

kilusang mapanĝanib ay nagpapahuli, gaya ng pagpapauna nila ng pagsuko kapag napipilan na, yaong ng bagong maging katipunan ay "kumain dili", nĝuni't sa nĝayon ay maririwasa ang kabuhayan

—Saan nanggaling ang kanilang kayamanan?—ang usisa, ng mga nakakakilala sa kanila.

—Saan pa, kung di sa . . . —ang makahulugang aglahi ng iba.

—Nakatagpó ng mina—ang patunay naman ng ilan.

At dahil sa mga pangyayaring yaon na biglang pagyaman, ng mga dating "wala" ay parang palasong bininit sa pana, na nagpalipat lipat sa mga pangdinĝig ang mga lihim at mahiwagang bulungbulungan na tumutukoy sa mga kalaswaang ginanap ng ibang mapagsamantala na napakandili sa maranĝal na watawat ng lahi.

Hindi nawalan ng makakatingdila na nakapagsabi, na, ang sahod di umano ng ganito ó gayong "compañía" sa loob ng anim na buwan, ay nawala at sukat, na tulad sa bulá, gayong hindi naman natangap ng mga kaawa-awang kawal na bukod pa sa na sa harap ng

kalagimlagim na panganib, ay salat na salat pa sa pagkain, at anila pa ay ang pinagkatiwalaan daw ng salaping yaon ay kabilang sa mga nagpapapagawa ng malalaking bahay sa daang X ....

At may ilan pang nagpapatunay na ang bahay paupahang itinatayo sa liwasang B. ..., ay hindi aring turay noong nagpapagawa, kung di, sa naging pangulo sa H. ...; ang namamahala di umano ay sangkalan lamang upang huwag makilala ang tunay na may-ari, at pinatototohanan pa ring, ang salaping ginugugol doon ay salapi ng mga mahihirap, na iniaabuloy sa pamahalaang tagalog upang gugulin sa pakikidigma.

Marami pang mga iba at ibang lihim na nangyayari sa labas ang nalalantad na untiunti, ngunì't. pagkakayag na nalilibing sa diwa ng bawa't makatalos.

Ang pamahalaang amerikano ay nakikimatyag din, at nahalata nila na ang madaling makasusugpo sa nangalalabi pa sa parang ng nakikidigma ay di ang pagpuksa sa mga yaon, kung di isang bagong kaparaanan.

At ang sabi:

—Sukat na ang pagbububu ng dugo.

sukat na ang pagputi ng mga buhay; tabingan na natin ng lambong ng paglimot ang nangakaraan, at sila'y bilibiran ng matibay na silo, noong silong di napapatid, at di rin gaya ng tanikalang bakal na kinakalawang; talian natin noong silong ang kinang ay nakasisilaw at nakawiwili sa matang titingin ang taglay na kulay Kubkubin nga natin ang boong Pilipinas ng "Tanikalang ginto."

At sinimulan na ang paguumang ng mga pakana

At marami ang sumigid sa pain.

Hinalagahan ng tatlongpuong piso, ang bawa't baril na isuko; pagbabayaran sa maydāla

At anang mga nagsasamantala, nang matalos ang gayong balita.

—¡Panibago na namang bangan ng ginto ito! . . . .

Hindi nagunitang ang bawa't tatlong puong pisong tangapin nila sa kamay ng mga kaaway, bilang palit sa baril na isusuko, ay katimbang ng pagsambilat ng isang pintig na hininga sa buhay ng naghihingalong paghihimagsik, noong paghihimagsik na walang makakatulad sa alin mang himagsikang naganap sa boong

Sangsinukob, nalimot pa rin na ang ihinalaga ni Judas sa dugo ng Mananakop ay tatlong puong salapi, at kung ang kanilang hinahangad ay isagawa, ay walang pagsalang sila ay makakatulad noong nagbili sa kanyang "maestro" na ipinagpalit ang kanyang karangalan, ang kanyang puri, at sampuo ng kanyang sariling buhay at kalayaan sa isang dakot na pilak.

Pinaram na lahat ang mga banal na aral na isinasamo ng budhí, at pinapanagumpay ang udyok ng kasakiman at pagkagahaman sa ginto

—Isang kataon itong di natin dapat paraanin—anang mga mapagsamantala, at ang dugtong—"ang tumanggi sa gracia ay lumalabo ang mata" Panibagong hanap-buhay na naman kung ating pabayaan ay tayo rin ang mawawalan, at isa pa, ¿hindi kaya isagawa ng iba kung tayo ay maghalukipkip ng kamay?

At dahil sa pangangatwirang yaong inakala nilang siyang dapat pagsaligan ng kanilang layunin, ay nagsipasaparang na muli at nakisalamuha sa mga bayaning nagpupuyat doon sa mga bayaning hanggang sa huling sandali ay buo ang pagasang

makakararating sila sa tugatog ng tagumpay; na kahi't babahagyang liwanag na lamang ang nababanaag ay naniniwala pa ring ang araw ng laya ay di naglalaho.

Ang mga "bagong katipunan" ay gumawa ng lahat na paraang maabot ng isip ng tao, upang ang mga ayaw su muko ay mahikaya't nilang sumalilong sa pamahalaang dayuhan.

Nagtitimyasang mga pang̃ung̃usap ang inialiw sa pandiñgig ng mga kulangpalad mahahalagang pang̃ako at kaayaayang bukas ang ilinalarawan upang buhayin ang paniniwala ng nangagaalinlang̃ang budhí, at anila, ay sapilitang tatamuhin kung ang mga ito ay pahinuhod.

At ang mga iba, ay nabuhay sa pagasa naniwala sa pang̃ako at ang mga puso ay tumibok ng sangayon sa ibig ng mga "bagong apostol ng kapayapaan" (ayon din sa kanilang sabi )

Ilang buwan ang nakaraan, at sugpong sugpo na ang lagablab ng pagdidigma.

Mang̃isang̃isa na lamang, na talagang matitibay ang loob ang natira sa gubat

at ang mga ito, magbuhat noon ay pinamagatang "Bandolero" (manghaharang) at pinagusig ng tulad sa ganid na halimaw.

At ang mga namagitan upang magkasundo ang dalawang pangkating nagkakagalit ay nangagsiyaman at napakibilang doon sa mga ngitingitian ng kapalaran sa lahat ng sandali.

Samantalang si German, ang lalaking inalo ng kapalaran buhat sa pagkamusmus ngayon ay nagdadalita at karamay ang kapilas ng kanyang puso na tumitira sa isang maliit na tahanan sa nayon ng Bitas.

Si German, ngayon ay "personero" sa isang bahay-kalakal, na sumasahod lamang ng dalawang puong piso isang buwan sapagka't bukod pa sa talagang ayaw siyang maglingkod sa pamahalaang dayo, ibigin man niya ay di maaaring siya'y maging kawani ng pamahalaan, pagka't ng siya'y pumasok sa Maynila ay di siya sumalilong sa bandilang mabituin.

At si Emilia, yaong tunay na larawan ng kabayanihan at pagkamagiting ng babaing Pilipina, ay katulongtulong ng asawa sa pagtuklas ng kabuhayan.

Pumasok ng pananahi sa isang malaking patahian sa Quiapo.

Nang unauna, ay tinutulan ng lalaki ang pagpasok ng asawa, nguni't ang pangangatwiran ng babai ay nanagumpay

—Anó ang gagawin kong magisa sa bahay, sa wala pa naman tayong anak?—ang tutol ni Miling—mabuti na ang matulungan kita.

—Matutulungan mo rin ako, kahit ka nasa bahay—anang lalaki.

—Papaano?

—Ayusin mo ang ating kabuhayan.

—Malungko't ang maghapon kung ikaw ay wala katulad ng kalungkutan ng gabi ng sumisigwa, mapanglaw at nakaiinip.

—Maglibanglibang ka.

—Ano ang aking paglilibangan, kung wala na, at tapos ng lahat ang mga gawain sa bahay.

—Magbasa ka ng aklat.

—Isa pang makababawas sa iyong kinikita ang ibibili ng mga aklat na babasahin ko.

—Tumanggap ka ng tahi

—Sino ang magkakatiwala sa atin ng kanilang mga pagawa sa tayo ay di pa kilala rito, at tayo ay mahirap; hindi tayo pagkakatiwalaan, maniwala ka.

Natigilan si German, wala siyang maimatwid

Nagpatuloy ang babai:

—Hindi ba matamis sa puso mo German, yaong pagbubukang liwayway pagkatapos nating mag-agahan, ay sabay tayong mananaog, upang patungo sa pagtuklas ng kabuhayan, magkasabay tayo ng paglakad sa silong ng bughaw na langit, magkasama tayong sumagap ng malamig na simoy ng umaga, para tayong bagong nagliligawan, ihahatid mo ako sa pagpasok, at sasalubungin kung hapon, sa paguwi?

—Matimyas nga! . . . kaayaayang kabuhayan, at nawa'y lumagi tayo sa gayon sa buo nating pagsasama, nguni't sino, ang iiwan natin sa bahay?

—Matahimik ang mga nanahan dito, at isa pa ay wala naman tayong yamang mananakaw, pagalis sa umaga ay ipinid natin ang pinto, makararaan ang maghapon sa di natin halos alumana, pagka't malilibang tayo sa pagawa, malilimot na-

tin ang maiitim na alaala; pagdating ng hapon ay susunduin mo ako, magkasama tayong tutungo sa pamilihan; pagdating ng bahay ay magkatulong tayo sa pagluluto, at magkasalo tayong maghahapunan, at saka . . . . . magkasiping tayong bihilig sa kandungan ng mapagkandiling si Morfeo.

Ang lalaki ay napahinuhod, at buhat noon, pagkaumaga na ay nakikita nating magkasabay ang magasawa, masayang naguusap at puspos ng kasiyahan ang mga puso.





XXIV

KABANATA

# HULING SANDALI NG ISANG BIBITAYIN

ANG araw ni Doro at ni Tomas ay patungo na sa kanluran.

Ang mga kasamahan nila, ay parang kawan ng pukyutang nabulabog ng asó ng sigá ó dili kaya'y mga langaylangayang nahintakutan sa isang malaking tautauhang panakot.

Nagkanikanya na ng lakad, isa isang nagsisitanan, kung saan saan nag-

sisipagtago at ang magkaibigan ay unti-unting naliligid ng kapanglawan at pagiisa.

Isang tanghali, na sina Doro at ilang kapanalig ay naglalakad sa bulubundukin ng Abra upang palnuk sa mga kagubatan noon, ay nasabat sila ng isang pulutong na "Scout" na pinangunahan ng isang taong kilala natin; ang taong ito ay isa sa mga pinunong kasamasama ni matandang Selso, noong mapanganib na gabi ng pagtatago nila ng salapi ng himagsikan.

At sila, ang pulutong na pinangungunguluhan ni Doro, ang siyang pakay ng mga bagong dating

Isang madugong paghahamok ang nagkapanahon.

Ipinagsanggalang ng magkakasama ang kanilang kalayaan hanggang sa huling sandali, datapwa't, sila ay iilan, at ang kalaban ay napakarami

At bago lumiblib sa kanluran ang huling liwanag, sina Doro ay bihag na ng mga kalaban.

—¡Ngitngit ng Diyos! . . .—ang bulalás ni Tomas ng makilala ang pinunong nakasama niya at nakatulong sa pagtatago ng salapi ng himagsikan.—¡Hanggang saan

makararating ang iyong kabuktutan, saan hahangga ang samang ibinubuga ng maitim mong puso....—diyata't hanggang dito ay pinaguusig mo pa kami.... ¡Ah!.... —¡walang kalulwa!....—at nagngangalit ang ngipin na pinandidilatan ang kausap

—Tomas!... —ang mabanayad na tawag, na pinakadalangdalang ang pagsasalita, upang mailarawang mabuti ang isang kaamuang tinututulan ng budhí.—Hinahanap namin ang nangaliligaw na kapatid, upang ipanuto ng landas, hindi upang kalabanin.

—Naipanuto mo na rin marahil ng landas ang salaping ating itinago sa tiyan ng lupa—ang tatawatawang pasaring ni Tomas.

Nangilabot ang boong katawan nito, ibig na tumutol, datapwa't, ang tingig ay nalunod sa kanyang lalamunan parang napatda ang dila at di nakapangusap.

—Tampalasan!—ang habol ni Doro na di naino ang pasaring ni Tomas,—Kayinam mong magtahitahi ng salita.... Makapal din naman ang mukha mo ...—at pinakahigpit ang pagkakakuyom ng mga palad na manding ibig itong daluhungin—Magbabayad ka rin!....—ang pahabol na bigkas.

Sa harap ng gayong paglait, ay tinimpi na lamang ang poot na naglalagablab sa kalooban, upang huwag mabilad ang linalaman ng puso, at ang mahinahong sabi.

—Namamali ka kapatid sa iyong hakahaka, marangal ang aming layunin; ihatid sa kapayapaan ang bayan, at pagkatapos ay sikaping makuha sa katahimikan yaong di natuklas sa pakikidigma.

—Kasing dangal ba ng pagtataksil ni Judas sa kanyang Maestro?—ang sundot ni Tomas.

—Oo, nga,... ihahatid pala sa kapayapaan—ang salo ni Doro—ang sabihin mo'y pagkainin ng sinaing ay magagawan kayo ng pagkain, at hayaang magutom ang nagsipagluto

Ang tinukoy ay napangagat-labi, gayon may banayad pang tumutol.

—Ang panahon ang magsasabi.—At itinungo sa lupa ang tingin, na waring ibig bawiin ang nabigkás, mandi'y napahiya sa pagkakasumpa.

—Tunay—ang pakiayon ni Tomas. Ang panahon lamang ang makapagsasabi; ang panahon ang magpapatunay ó magpa-

pabulaan sa mga pangako, at ang panahon ding ito ang siyang magpapatibay sa sasabihin ko ngayon: "Sa Likod namin ay may ibang susunod; mamatay man kami ang paghihimagsik sa Pilipinas ay di mamamatay hanggang di natatamó ang ganap na kalayaan."

Ang mga bihag ay ipinagtulakan ng mga kawal, linagyan ng "esposas" ang mga kamay, at kinakaladkad halos na dinala sa bayan upang agad makarating ng Maynila

—Kay inam ng salubong ninyo sa nangaliligaw na kapatid, na hinahanap upang ipanuto ng landás, gaano kaya ang lupit na ipamamalas ninyo kung kayo ay maging pinuno, sa ngayong kayo'y mga alipin lamang ay nagpapakabangis na?—ang nagkapanabay na tanong ng magkaibigan.

Bilang tugon ay tigisang tampal ang bumagsak sa kanilang mga mukha.

Ang mga kulang palad ay di na umimik, pinagtiim na lamang ang mga ngipin at mahinahong sumunod sa nangakalalakas.



Napakabigat ang saguting nababababaw sa magkatoto.

At isang hapon, ay natalos nila ang pasiyang ilinagda ng hukuman.

Ang boong bigat ng parusang itinatakda ng mga batás ay parang isang malaking batong bumagsak sa kanilang dibdib.

Gayon man, ay nangiti pang diningig ang kapasiyahan ng hukom na lumitis sa kanilang usapin.

—¡Kamatayan! . . . at sino ang di mamamatay! . . . —ang buntong hininga ni Doro—subali't, kay tamis ng kamatayan, kung ang sanhi'y dahil sa tinubuang lupa; ng dahil sa pagtupad ng tungkulin.

Sa mga labi ni Tomas ay namilaylay ang isang ngiting puspos ng hinanakit, noong ngiting siya lamang ang nakatalastas ng pait na ikinukubli, noong ngiting sa dumadanas ay sing saklap ng ditá, sing panglaw ng kamatayan.

Itinungó ang ulo, ipinikit ang mga mata, pinagdaop ang mga palad at ang bulong:—

—Sa harap ng lakas na nakapamamayani, ay walang ibang mailulunas kung di ang makiayon; datapwa't, ¡Oh! Diyos ko. Bakit mo tinutulutang maganap ang ganitong kalupitan. Ang parusang kamatayan ay labag sa iyong simulain; ang katauhan ay mahíhidwa: sapagka't, sino ang makapagsasabing ang hatol ng mga hukuman ay di namamali, at kung maganap na ang malupit na pasiya: Mabubuhay baga nilang muli ang namatay, sakaling matunayang walang sala ang nahatulan? ¡Ah Diyos ko! . . Ikaw lamang na simula ng Katarungan ang di mahihidwa. Ang taong inianak sa kasalanan ay anak din ng pagkakamali, at ang parusang pagpatay ay dapat na mawala pagka't ang paghatol ng tao ay di nasasalig sa matibay na batayan.

Sa gitna ng malagim na tadhanang nagaantay sa dalawang pinagsungitan ng palad, ay di sila napagisa, may ilang pilipinong nagsisikap na ang hatol ng hukuman ay mabago

At baga ma't halos wala ng pagasa

ay lumapit din sa mataas na pamahalaan at ihiningi ng awa ang mga bibitayin.

Ang pangulong pamunuan sa Pilipinas, akay ng mabuting hangarin ay sumangayong mabago ang kahatulan na gawin na lamang pagkabilanggong habang panahon, kaylan pa man at ang mga ito ay susumpa ng ganap na pagkilala at paglilingkod sa watawat ng América.

Nang ang mga kagawad ng pamahalaan ay dumating sa piitan nina Doro upang ipatupad ang kahilingan ng Gubernador ay dinatnan ang dalawa na payapang nagpapanayam, tahimik na tahimik na waring na sa sariling tahanan.

Si Tomas ang unang tinawag

Magalang itong lumapit upang alamin ang layon ng mga bagong dating, at ng matalos ang pakay, ay buo ang loob na ipinahayag ang kanyang pasiya

Madalang ang pagsasalita baga ma't nanginginig ang tinig, taas ang noo na nakiharap sa mga kausap na naglalarawang ang sinasabi ay siyang itinitibok ng puso.

Aniya:—Isinumpa ko sa inyo na kailan may di ko lalapastanganin ang watawat na iyan, datapwa't huwag niyong ipilit na ako ay sumalilong sa kaniya,

pagka't sa aking diwa ay walang nakasasakop maliban na lamang sa watawat ng Pilipinas; gayon man, ay bayaan ninyo akong makapagisip; hangga ngayon ay di ko pa matitiyak ang tunay na hangarin dito ng América, subali't kung dumating ang araw na makikilala ko na banal pala ang kanilang layon, pagdating ng araw na yaon, marahil ay magbabago ako ng pasiya.

—Sa makatwid ay . . . . ? ang tanong ng kausap na di tinapos ang pagsasalita

—Igagalang ko ang watawat na iyan, tulad ng ibig kong mangyari, na galangin naman nila ang watawat ng Pilipinas na sinasamba ko ng dalisay at wagas.

—Kung gayon ay ayaw kayong sumumpa.

—Susumpa ako sa anó? Sinabi ko na: Ang watawat ng América ay kinikilala kong watawat ng isang bayang malaki, malakas at mayaman, datapwa't, hindi iyan ang watawat ng Pilipinas; kung dumating ang araw na ang lahi ko ay ihatid niya sa tugatog ng kalayaan, marahil ay magbago ako ng kurukuro, at marahil pa rin, ay mapairugan ko kayo . marahil!...

Ang mga sinugo ng pamahalaan ay

nasiyahan sa gayon niyang paliwanag, baga man walang tinuturol na pasiya ang kanyang mga kasagutan.

Subali't ang kapusukan ng kalooban ni Doro ay di nagbabago hanggang sa huling sandali, kaya't ng dumating sa kanya ang pagpapasumpa, ay ibang anyo ng mga pangyayari ang nagkapanahon

Padabog na tumindig, nanlilisik ang mga mata na ani mo'y ibig lamunin ang mga kaharap, mapulang mapula ang mukha at nan͠gun͠gunot ang noo.

Pagahasang nan͠gusap:—

—Bakit kayo nagsiparito?—Anó ang layon ninyo sa akin?

—Kapatid! . . . . sukat na ang kapusukan ng loob Dapat mong alaming na sa iyo ang sarili mong kaligtasan.

—Hindi ko kailan͠gan.

—Sukat ang kilanlin mo ang watawat ng América upang mabago ang kahatulan sa iyo ng hukuman.

—¿Kilalanin ko ang basahang iyan? Pailalim sa kapangyarihan ng mga manggagagá?.... —at ipinanlura ang watawat na ihinaharap sa kanya —Sulong, magsilayas na

kayo, kung di ninyo ibig na ang inyong mga mukha ang aking luran. . . . . mga busabos! . . . .

—Paghinahon Doro—ang payo ni Tomas.

—Duwag! . . . isa ka pa! . . .—ang tugong nasusuklam.

Malungkot na nagsialis ang mga kagawad ng pamahalaan; nagsiyaong puno ng hinanakit kay Doro, at puspos ng paglingap kay Tomas.

Ilang linggo ang nakaraan.

Ang hatol kay Tomas ay nabago.

Ipinatapon sa ibang lupain; di siya muling makababalik ng Pilipinas, hanggang di kumikilala sa kapangyarihang hayag ng amerikano dito sa Kapuluan

Datapwa't ang kay Doro ay pinagtibay.



Gabing malungkot.

Si Doro ay nagiisa sa mapanglaw niyang piitan.

Kinabukasan, ang hatol ng hukuman

ay gaganapin, at siya, si Doro ay na sa "Capilla" na nagiintay ng pagkaganap ng taning.

Kinakausap ang sariling budhí.

—¡Ako ay bibitayin! . . . .—aniya—¿Bakit? Dahil ba sa ako ay kanilang kaaway ó dahilan sa pag ibig ko sa lupang kinakitaan ng unang liwanag? Bibitayin ako!... ¿Upang masiyahan kaya ang pagkauhaw nila sa dugo? Upang ipakilala ang kanilang kapangyarihan? Upang sugpuin ang malayang tibukin ng puso ng mga tao, ó upang takutin ang bayan at maputol na ang paghihimagsik kung makita ang magiging wakasin ng isang katipunan? ¡Ah!. . . . sila'y naghihiganti pagka't kung hindi; ¿Bakit ako bibitayin?. ..

At nanglumo ang puso Para siyang pinagsukluban ng langit at lupa; at ang boong kasaysayan ng pinagdaan niyang buhay, buhat sa pagkamusmos ay nagdaang parang anino sa nahihibang niyang diwa.

Ang katuwaan niya ng siya ay batang inaalo sa kandungan ng mapagarugang ina. Ang mga araw na di malilimot

ng kanyang kabataan, ang pagtataguan sa likod bahay, ang takip silim kung gabing maliwanag ang buwan, ang patintero at ang saltang-tinik na kahalohalobilo nila ang mga batang babai. Nang siya'y nagbibinata na; ang mga pagsisimbang gabi, ang pagparoon sa mga *pabasa*, kung kurisma, ang mga prusision kung mahal na araw, ang pagkakagitgitan sa simbahan kung "Viernes Santo", at ang mga di malilimot na "Lutrina" na sinasangkàlan ng mga dalaga't binata upang pairugan ang paguulayaw ng kanilang mga puso.

Ang mga ala-ala sa mga yumaong kasayahan, ang lalong nagpapabigat sa kasalukuyan niyáng mga tíisin. Wari'y talagang nagtiyap na sabaysabay na dumagan sa kanyang dibdib. Ibig ng malunod ng kanyang puso.

Napahibik. Isang malungkot na:—Ina!... .,—ang nabigkas.

At naiba ang anino:

Siya, ay "Guardia civil" na. Sa mga lalawigan ay para silang Apo na pinanğanğaninuhan ng mga magbubukid at ng mga abang tao. Naalaala niya ang pag-

tanggap ng mga *suhol* na galing sa mga kamaganak ng mga bilanggo, saka ang pagsimba araw-araw, at ang paghalik ng kamay sa among, pagkatapos ng misa. Ang pagpapakalaswa ng mga Fraile, ang kapabayaan ng pamahalaang kastila, at ang kakimian at pagkamaamo ng mga pilipino. Pagkatapos ay isang malaking pagbabago: Naghimagsik ang Pilipinas, at siya ay kabilang doon."

Napatindig na biglá na parang may naalalang isang mahalagang bagay. Nagyao't dito sa kanyang malungkot na piitan, doon sa piitang lalong mapanglaw nang mga sandaling yaon, na, ang nagbibigay liwanag ay isang malamlam na ilaw.

Napatigil sa tabi ng pinto, hinaplos ng palad ang nanlalamig na noo; nagbuntong hininga upang magluwag ang nagsisikip na dibdib, at muling umupo

Pinagtitititisan ng pawis; parang may baga ang kanyang ulo, datapwa't nanglalamig ang paa at kamay; sumandal sa dinding na bató ng piitan upang magpahinga, nguni't pagkadaiti ng kanyang katawan sa malamig na "pader" ay napaigtad na biglá: Natakot.

Ang lamig noon ay singlamig ng libingan.

Umusad-usad ng bahagya, at sa isang upuang kahoy ay ihinilig ang ulo— at ang sabi:

—Tayo ay magpahinga! . . . antayin nating natutulog ang kamatayan. . . . . . Hindi ako dapat matakot, pagka't ang kamatayan ay siyang katapusan ng lahat ng hirap sa buhay na ito

At ipinikit ang mga mata.

Datapwa't ang pagaantok ay lumalayo sa kanya. Di siya mapalagay. Balisang balisa. Lungkot kaya, takot ó agamagam ang umaali sa kanya? Aywan. Ang katotohanan ay di siya matahimik.

Nagtindig na namang muli

Datapwa't isang lunod na sigaw ang namatay sa kanyang mga labi Nakita ng nahihintakutan niyang diwa na nakatayo sa tabi ng pintuan ang badha ni Kamatayan, at sa paanan nito ay nagkakapatong patong halos ang di mabilang na bangkay.

Napaurong na bigla si Doro, at sa laki ng pagkakatakot ay nabuwal sa gitna ng piitan.

Nawalang-malay tao.



Kinabukasan, ng bago magtanghaling tapat ang bangkay ni Doro ay iindaindayog na nakabitin sa bibitayan.

Subali't ang kanyang mga pangungusap ng bago umakyat sa bibitayan ay napaukit sa diwa ng mamamatay *verdugo*.

Aniya "Mamamatay akong walang ibang sala, kung di ang umibig sa tinubuang lupa. Kay timyas ng kamatayan ng isang nakaganap sa tungkulin.

At isang mahiwagang ngiti ang nasnaw sa kanyang mga labi bago pumaram ang huling tibok ng puso.





XXV

KABANATA

# DALAWANG PUSO SA LIWANAG NG BUWAN



ARANG nabibitin ang buwan

Ang diwang makata ni German, ay waring inaakit sa pagliliwaliw ng malamig na simoy na buhat sa dagat.

Ang aling̃awng̃aw ng tubig ay tulád sa pagaawit ng kalulwang nang̃ang̃arap sa kanyang Diwata.

Dumulog si German sa kanyang giliw at inanyayahang magliwaliw sa dalam pasigan.

—Halinang sumagap ng sariwang

simoy ng gabi; —ang amuki—sa ibabaw ng buhanginan ay magtakbuhan tayo, at doo'y ating sariwain ang kaayaayang kasayahan ng ating pagkamusmos, at sa harap ng di abuting tanaw na kalawakan, ay gunitain natin ang kadakilaan ng lumikha. Halina magliwaliw.

—Halina!—ang mairog na pakiayon ng babai.

At magkaakbay silang nanaog.

Sa isang lunday na bangka na nakasadsad sa tabing dagat ay doon nagupuan ang mag asawa, matapos makapaglakadlakad.

Ang tama ng liwanag ng buwan sa lundoy ng tubig ay nagdudulot ng napakagandang tanawin; animo'y mga tapyas ng pilak na tinutudla ng palasó ng araw.

Ang sariwang simoy ay nag·aanyaya sa isang matimyas na pagpapahingalay, subali't ang maaliwalas na langit ay humihikayat sa mga diwa na sandaling pumailanglang doon sa kalawakan ng mga hiwaga upang makapagkuro ng mahahalagang suliranin; at ang di mabilang na nagaantilaw na bituin ay lalo pang nagpapasigla sa napakasiglang gabi.

Si German at si Emilia ay nasa kandunga ng luwalhati: nang mga sandaling yaon ay nalimot nila ang malagim na kahapon ng kanilang buhay; mandi'y nagpapakalunod sa kasiyahan at pagtatalik.

¡Naging mapalad din silang minsan!. .

At lalo pang kahilihili ang tanawing idinudulot nila sa sino mang makamamasid.

Nakaakbay sa malantik na baywang ng babai ang kaliwang kamay ng lalaki at nakahilig naman ang ulo ni Miling sa balikat nito. Samantalang ang kanang kamay ng lalaki ay malayang naglalaro sa binurok na pisngi ng asawa.

Ang maliliit at walang saping paa ni Miling ay napakalikot, at di nagtitigil ng pagsasaboy ng buhangin.

Datapwa't ang kanilang mga puso, baga ma't kapwa nagtatalik ay di nagkakaisa ng tibukin ng gabing kasalukuyan; nagkakalayo ang pinaglalakbayan ng kanilang mga damdamin.

Sa dibdib ni Miling ay di magkasiya ang katuwaang dinadanas, at pawang pagpupuri sa Maylikha ang idinadalangin ng kanyang puso.

Napakapalad siya sa piling ni Ger-

man; at pawang ukol lamang sa kanila ang kinakalaro ng kanyang pagiisip, pawang ukol sa sariling kabuhayan ang binabalangkas sa gunita, pawang ginintuang bukas ang binubuo sa hinagap.

Parang nababanaagan niya ang isang maaliwalas na hinaharap, na: wala na silang sisikapin kung di ang pag-aaruga sa mga ibubunga ng kanilang pag iibigan.

At di kinukusa ay napalayo ng bahagya sa pagkakaupo, naalis ang ulo sa pagkakahilig at parang may hinabol ng tingin sa malapit sa simpukan ng alon.

Napangiti at waring nakita, na nagtatakbuhan sa ibabaw ng buhanginan ang kanilang mga bunso, samantalang sila ay nangakaupo roon at matimyas na naguulayaw.

Hindi makaimik, parang nanganganib na baka kung siya'y magsalita, ay maparam na bigla ang masasayang ala-ala at ang humalili'y lagim.

Ibig niyang sandali pang kaulayawin ang pinapangarap ng puso, at ipinalalagay na totoo ang lahat ng nagugunita, ô kung hindi man ay magkakatotoo balang araw. At siya, si Emilia ay nagiginhawahan.

Datapwa't ang diwa ni German ay naglalakbay sa malalayong lupalop. Ibang-iba ang dinaranas niya.

Waring wala sa loob ang mga ka salukuyang nangyayari; ang boo niyang kalooban ay napaimbulog sa ibayo ng mga pangarap at mandi'y ibig maabot ng kanyang isip ang masuliraning bukas ng tinubuang lupa.

Ibig niyang hawiin ang tabing na nakatatakip sa hinaharap na panahon. Ninanais niyang makarating dóon sa di kayang tarukin ng alin mang pagkukuro, nang sa gayo'y matalastas niya ang palad na nalalaan sa Inang Pilipinas.

At gising na nangarap:

"Nahawi ang malaking tabing at nakita niya ang balabalaking bagay."

"Pagkasugpo ng pagdidigmaan ay napatatag ang dalawang pangkatin: ang binubuo ng makapamahalaan, at ang maliit na lipunan naman ng nagsisitutol."

"Sa gitna ng pagtatalo ng dalawang pangkatin, ang pamáhalaan ay patuloy sa isang banayad na pagsasagawa ng sariling patakaran."

"Nagpapabukas ng mga bago at

malùluwag na lansañgan, nagpapagawa ng mga tulay, at ang pagpapatayo ng mga bahay-paaralan ay sunod sunod."

"Nayari na ang maluluwang na liwasan, ang gusali ng Filipinas na pinaglilipunan ng mga kinatawan ng lahi upang gumawa ng mga batás ay yari na rin."

Napatindig na bigla si German at ang sabi:

—Hindi ñga pala dapat hahatol ng alin mang bagay hanga't di sumasapit sa wakas; ang mga paraan ay di na dapat liwanagin kung ang layon ay marañgal at dakila. Ang katapusan ang magpapasiya. Ang mga ginagawang ito ng América ay di patuñgo sa pagbubusabos!...

Itinaas ang mga kamay sa langit na animo'y dumadalañgin at ang tiñgin ay pinapaglagos sa alañgan at ibig paratiñgin sa tahanan ng Maylikha.

"Datapwa't ang kanyang pangmalas ay natigil sa isang kakilakilabot na tanawin na parang malikmatang humaharap na bigla.

"Nakita niya ang lagablab ng nañgatutupok na bayan, at ang mga lupalop ay tulad sa isang malaking libiñgang nakakalatan ng di mabilang na bangkay."

—¡Diyos ko!....—ang himutok—Anong pagtatalo ng mga pangyayari at ipinakita mo sa akin.

Nanglumo ang kulang palad, ang mga kamay na nakataas sa langit ay napalapag na bigla akay ng panglalambot ng katawan, subali't isang kislap ng liwanag ng katuwiran ang karakaraka'y tumudla sa nagugulumihanang pagiisip. Parang may naringig na ibinubulong sa kanya.

—Salamat! .... Diyos ko! ... ang naihibik—Tunay nga na di kailangang mapuksa ang mga tao at matupok ang mga bayan. kung sa likod nito ay hahalili ang mga taong malaya, at sa ibabaw ng abo ng mga bayan ay matatayo ang gusali ng katarungan at kabanalan.

At muling umupo sa piling ng asawa.

Ang lahat ng yaon ay di alumana ni Miling pagka't ang boong pagiisip nito ay natitipon sa kanyang ginugunita.

Hindi nasisiyahan si German sa nangaguguniguni.

Ibig niyang makarating sa katapusan ng mga pangyayari, ibig niyang mahulaan ang magiging wakas ng usapin ng lahi.

At ang guniguni, na sa lahat ng

kataon ay nakakatulong ng tao upang mabigyang buhay ang mga hakahaka ay muling nagpairog sa kanyang ninanais.

''At nakita niya ang lipos dalamhating Inang-Pilipinas na nakapanikluhod sa paanan ng Diwata ng Kalayaan at sumasamong hanğuin ang kanyang lahi sa kakilakilabot na pagkaapi."

''Nagmamakaamo, naghihimutok, lumuluha, dumadalanğin; hapis na hapis ang Inang-Bayan."

''Subali't wari'y di alumana ng Diwata. Mapalalong pinagmamalas ang nakaluhod; gayon man ay may lihim na nğiting ikinukubli, na ayaw ipamalas sa lumuluhog.

''Ang Inang lipos dalita, nang makitang di nababagabag ang puso ng dinadalanğinan niya, ay nagpatirapa sa paanan, humalik sa bakas ng yapak at ang putos kalumbayang hibik."

—''¡Diwata!.... dinggin mo ang taghoy ng isang Inang kulang-palad: Ang mga anak ko.... pagkatapos ng tatlong daang taong kaalipinan, pagkatapos ng di maulatang hirap na tiniis.... nang di na makakaya, ay naghimagsik..... nabubo ang masaganang dugo, gumuho ang mga bayan, di mabilang ang naulila, nasam-

bulat ang kayamanan... at gayon na lamang ang pinuhunang pagod upang maiwaldas ang tanikalang nakagigitgit sa kanyang katawan, subali't ng ang tanikala'y lagot na ay sa darating ang isang bagong Maginoo, at sa pamagitan ng lakas ay pinilit na siya'y kilalaning panginoon. Ang mga bunso ko ay tumutol, at muling nakidigma; datapwa't ano ang magagawa ng isang inakay na bagong nagkakabagwis sa harap ng gahasang pagdaluhong ng malakas na kaaway? Ang mga anak ko, nang latanglata na, ay napasupil, at ngayon ay panibago na namang panginoon ang kanyang pinaglilingkuran. Mahabag ka Diwata, sa aking mga anak. Ikaw na humango sa kaalipinan sa mga bayang busabos ang aking tinatawagan Tignan mo ang aking mga anak at bato man ang iyong puso ay pilit na manglulumo. ¡Diwata! .... hanguin mo sila sa bangin ng hapis, at ipagkaloob mo na ang minimithi kong kasarinlan.

"Ang Diwata ng Kalayaan ay tumungo, inabot ng mapagkalinga niyang kamay ang nanlalatang katawan, marahang ibinangon, at saka ang mabanayad at makapangyarihang sabi;"

—"Namamali ka Pilipinas; ang kalayaan ay di nahihingi; hindi isang bagay na mapagpapalimusan. Ang kalayaa'y kinukuha."

Kinilig na bigla ang katawan ni German, na mandi'y ang boong bigat ng mga sagutin ay sa kanya nabababaw. Ang malamang pangungusap ng Diwata ay waring isang pagsisi, at siya ang tinutukoy.

Datapwa't siya, ay wala pa sa sariling kalooban. at ang guniguni ay patuloy sa paglalarawan ng iba at ibang tanawin:

"Nagmakaamong muli ang lumuluhang Ina at ang daing:

—"Ang mga anak ko ay hapong hapo na, wala ng lakas. papaano ang gagawin nilang pagkuha ng kasarinlang inagaw ng iba?

—"Ang lakas ng katuwiran ay makapangyarihan pa kay sa bisa ng lakas. Kung may karapatan ka, ay tatamuhin mo ang kalayaan."—Ang tugon ng Diwata.

—"Ipinakita na ng mga anak ko ang kakayahan nila sa pamamahala, ang sikap sa pagpapatupad ng mga batás. ang katarungan sa paghatol, at ang pagkakaisa nilang lahat sa mga usaping ukol sa

tinubuan: ang mga bunsó ko ay di nagtitigil ng paglinang ng iba at ibang kakarunungan. Ang mga anak ko. sa ngayon ay sariling namamahala sa mga bayan at mga lalawigan, matalinong naglalagda ng mga kautusan, katulong-tulong ng bagong panginoon sa lahat ng gawain, at masasabing nagiisa siya sa pagpapalakad ng pamahalaan ng bayan. Anó pang karapatan ang hihilingin sa kanila? Nakaraan na ang panahon ng pagsubok. Namatay na ang pagkakapangkatpangkat. Di pa kaya sukat ang lahat ng patunay na ito sa karapatan niya sa sariling kalayaan?

"Ang Diwata, samantalang nagsasalita ang Inang-Bayan ay taimtim na nakikinyig.

"Pagkatapos ng pagpapaliwanag nito ay itinaas ng "Diwata ng Kalayaan" ang kaliwang kamay na itinuturo ang namumuting bundok silanganan, binasbasan ang dumadalangin, at saka ipinatong sa ulo nito ang kanyang kanang kamay at ang saad:

—"Ang araw ng tagumpay ay malapit na! Ang inaakala ninyong kaaway at bagong panginoon, ay isang tunay at mata-

pat na kaibigan. Kung nang unauna ay gumamit siya ng gahasang paraan, ay sapagka't yaon ang kinakailangan upang maitaguyod niya ang isang banal na layon. Siya, na nagbigay ng laya sa mga anak ng araw na nananahan sa kanyang bayan, ay di maglalakbay sa iyong lahi upang busabusin ang mga bunso mo; mana pa ay upang ipanuto ng landas. subali't di niya iniiwan sa gitna, ang isang gawaing nasimulan. Inaantay niyang matapos. Pilipinas, huwag kang maghilakbot; buhayin mo ang pagasa at maniwala kang ilang araw na lamang ang natitira at tatamuhin mo ang tagumpay, datapwa't, dapat mong malaman na hindi sukat ang makapamahala sa bayang sarili upang ang bayang ito'y magkamit ng laya; kinakailangan, na ang kalayaan ay maipagsasanggalang, sapagka't darating ang panahong masigwa, na kakailanganin, hindi lamang ang talino sa pamamahala kung di lalo na, ang isang matatag na lakas sa pagtatanggol. ¡Oh! Lubhang marami ang naglipanang mangungulinbat sa boong Daigdig. Mangaghanda kayo. Pagdating ng araw na ang kasarinlan ay maipag-

tatangol na ng mga anak mo, ay walang pagsalang iyong kakamtan ang pinakamimithing paglaya."

At isang matunog na kulog ang pumutol sa pagsasalita.

Biglang nawala ang anino

Nagdilim na lahat.

At ng idilat ni German ang mga mata ang unang nakita ay ang saboy ng liwanag ng buwan na pagtama sa mukha ni Miling ay nagdadagdag ng ganda sa nakapanghahalinang ganda nito

At ang natitilihang budhí, sa harap ng gayong alindog ay agad napukaw.

Para siyang inakit ng lakas ng bato balani, biglang yinakap ang asawa at linagakan sa pisngi ng isang mairog na halik.

Ang diwa ni Miling ay naglalakbay na kasalukuyan sa mahiwagang bayan ng mga pangarap

Pagkadaiti ng mga labi ni German sa pisngi ng babai ay nagulantang itong bigla, at napasigaw, na patuloy pa rin ang pananaginip.

—¡German! . . . . habulin mo ang mga bata at malunod; ayun at patungo sa laot na nagtatakbuhan.

Napamaang ang lalaki.

Nakalipas ang ilang sandali.

¡Miling! .. anó ang sinasabi mo?— ang tanong ni German.

Mairog na humilig ang tinanong sa dibdib ng asawa at saka ang puspos ng giliw at malambing na sagot:

—Ako yata'y naidlip, at waring nakita kong ....

—¿Anó yaon?

—Na tayo ay sumagap ng malamig na simoy, pinaguusapan natin ang balabalaking bagay ukol sa hinaharap, samantalang ang ating mga bunso ay nagtatampisaw sa tubig; di kariñgatdiñgat, ang pinakamaliit, isang kaayaayang batang babai ay nagtakbong tuñgo sa laot, at sinundan naman ng anak nating panganay; sa gayong kalagayan naroroon ang isip ko nang bigla mo akong gulatin.

Si German ay parang naaakyat sa himpapawid, samantalang sinasabi ng babai ang kanyang napanagimpan.

—¡Kay timyas ng ating buhay kung ang guniguni ay magkotootoo!.... ¿Hindi ba German?

—Madalas magkatotoo ang mga guni-

guni, a t umaasa ako na ang mga banal na mithiin malaoo't madali ay natutupad—ang pakiayon.

—Parang nakikinikinita ko halos ang isang batang lalaking mainam ang tindig at busog sa buhay; akay akay ang kapatid niyang babai, na mandi'y ipinagpapalalo at tayo ay puspos ng galak na sumusunod sa kanilang pagliliwaliw; ang bawa't makasalubong natin ay sa atin napapako ang pangmalas na mandi'y nananaghili sa ating kapalaran, at tayo, ay nagtatalik pagka't may mga anak tayong magaganda, masunurin at masisipag, pagkatapos ng ilang panahon, ang mga bata ay napaaralan natin, at sa tulong ng kasipagan at talino, ang ating anak na lalaki ay naging isang mariwasang magsasaka. Mayroon tayong isang katatagang bahay sa tabi ng bukid, at ang ating anak na dalaga, na marunong ng tumugtog ng piano at nakawiwili kung magawit ay tulad sa bagong namumukang bulaklak na inaaligiran ng masasayang paroparo. Sa mga sandaling tayo'y namamanglaw, si Gely, gayon ang palayaw natin sa ating anak na dalaga, ay magaawit ng matitimyaas na awit-tagalog

na sasaliwan niya sa piano. Kung magkagayo'y magiging magaan ang ating katandaan, pagka't may matitibay na gabay na aalalay sa ating panghihina.

Hindi umiimik ang kausap, at mandi'y may mahahalagang bagay na minumuni

—Hindi mo na ako sinagot—ang may halong tampo ng babai—Nalulungkot ka ba?

—Sa piling mo'y wala akong kalungkutan.

—Kung gayon ay bakit di ka umiimik.

—Sapagka't kinukuro ko ang halaga ng iyong mga pangungusap, mapalad na ako, kung ikaw ay maluwalhati, at lalo tayong mapalad marahil kung ang lahat ng iniisip mo ay magkakatotoo datapwa't ang kapalaran at kasayahang iyan ay ating sarili lamang at di dapat magkagayon.

—¿At bakit Hindi pa ba sukat sa iyo ang tayo ay huwag magdalita at magkaroon ng magaaruga sa ating katandaan?

—Tunay nga datapwa't tayo ay di para sa ating sarili lamang.

—Anô ang ibig mong sabihin?

—Ang tao ay linalang upang gumanap ng mga tadhana ng Maylikha at upang magmalasakit sa ikalulusog ng bayang kinakitaan niya ng unang liwanag.

—¿Ang makapagdulot ba sa lahi ng masisipag at matatalinong mamamayan ay hindi paglilingkod sa kanya; at di ba pagganap sa mga tadhana ng lumalang, ang aralan at ipanuto ng landas ang mga bunsong ikakaloob niya sa atin?

—Lalong malaki sa lahat ng tinukoy mo ang ninanasa ng aking kalulwa; di sukat ang masipag at matalino sapagka't baga ma't ang kasipagan ay nagpaparangal, at ang talino'y nagpapadakila, ay dapat mong malamang ang karangala't pagkadakila ay walang saysay kung di iuukol sa tinubuang lupa, pagka't ang pagkamakabayan, ay siyang binubuo ng kabaitan, karangalan at pagkadakila.

# WAKAS

# TUNTUNIN

# Tawag at pahiwatig



Magbasa kayo ng mga

**AKLAT NA TAGALOG,**

upang sa gayon ay ma-

tulungan ninyo ang mga

manunulat sa paglinang

at pagpapalusog ng

wikang sarili

*Ang bahay limbagang MAPAGPUYAT.*

# Magtulungan tayo



Tangkilikin natin ang hanap buhay ng **Kalahi** upang tayo ay magkatulongtulong sa pagtatayo ng isang **bayang malakas** at **mariwasa.**

*Malakas,* dahil sa pagkakaisa

*Mariwasa,* dahilan sa ang ating salapi ay di mapupunta sa mga dayuhan

*PANGANORIN.*

# Ang atin muna

Bago kayo bumili ng kahit

ano ay tignan mo muna

ang sa

sariling kababayan

pagka't ito at di ang

iba ang katulongtulong natin sa

lahat ng kataon

*ULAP.*



# TALLER DE MAQUINARIA
## FUDICION Y HERRERIA

DE

## VALENTIN SUNICO

Azcarraga 216 Tondo, Manila.
Télefono 8115

RECIBE REPARACIONES DE MAQUINARIAS TERRESTRES Y NAVALES.

MONTAJE DE MAQUINAS DE ARROZ, TRAPICHES Y TODO LO QUE CONCIERNE AL RAMO



***Precios Modicos***

